Ang tilamsik ng dakilang apoy ng Partido Komunista ng Pilipinas (PKP) na may sosyalistang perspektiba ang nagsindi sa sulo ng paglaban ng inaaping mamamayan sa Hilagang Camarines ng Kabikulan. Patuloy itong naglalagablab sa mga bukirin, sa mga kalye ng kabayanan at kalunsuran, sa mga pagawaan at sa iba't ibang sulok ng mga larangang gerilya.

Ang mumunting siga ay naging malawak na apoy ng paglaban na nagsimula sa mga dampa at koprasan ng magsasaka. Sa grupong nabubuo hanggang sa mga ganap na samahang masa, sa mga naitatayong mga organo ng kapangyarihang pampulitika, sa mga yunit ng Bagong Hukbong Bayan at mga Milisyang Bayan sa pamamagitan ng wasto at matatag na pamumuno ng PKP.

Higit sa lahat, patuloy itong nagpapaalab sa puso ng bawat mamamayang inaapi. Ang apoy ng dakilang paglaban ng nagkakaisang mamamayan ay siyang aabo sa nabubulok na sistemang panlipunan hanggang sa makamit ang isang tunay na malaya, demokratiko at masaganang lipunan.

☆☆☆



# NILALAMAN

# Pambungad

*Tubig sa ilog*
*pilit mang harangan*
*ng malalaking bato o ng lupa*
*o kahit mga sementadong pader*
*lagi't laging may puwang para sa*
*pag-agos at pagdaloy*
*Ito ang batas ng kalikasan*

*Tulad din ng rebolusyon*
*Patuloy na susulong at dadaluyong*
*Hindi mapipigilan*
*Hindi matitinag*
*Patuloy na lalakas*
*At tiyak na magtatagumpay*
*Dahil ito ang batas ng kasaysayan*

**Ka Luwi Bonifacio**

Limampu't isang taon na ngayong Setyembre 21, 2023 ang madilim na yugto ng kasaysayang sinapit ng mamamayan sa ilalim ng Batas Militar ng rehimeng US-Marcos Sr. Halos dalawang dekadang sinikil at linapastangan ng diktadurya ang mga karapatan at demokratikong interes ng sambayanan. At ang legasiyang ito ng pagiging pahirap, pasista, diktador at korap ang ipinagpapatuloy ng anak ng diktador na si Ferdinand Marcos II. Habang pilit na isinusubo sa masa ang rebisyunismo ng kasaysayan, umuukit din ng sariling marka si Marcos II bilang kaaway ng sambayanan sa pamamagitan ng pagpapaigting ng neoliberalismo, pangangayupapa sa imperyalismo at lokal na naghaharing-uri at pagpapasahol ng pang-aapi at pagsasamantala sa milyun-milyong mamamayan.

Ang mga dahilang ito ang patuloy na nagbubuklod at nagtutulak sa taumbayan at sa rebolusyonaryong kilusan sa pamumuno ng PKP na ibayong magsikap na i-angat sa mas mataas na yugto ang digmang bayan sa Pilipinas hanggang sa ganap na makamit ang isang lipunang makatarungan at malaya. Bilang bahagi ng lahatang-panig na pagtugon sa panawagang balikan ang kasaysayan at labanan ang kasalukuyang papet na rehimen, inilalathala ng PKP sa Camarines Norte at ng Armando Catapia Command-BHB Camarines Norte ang ika-siyam na isyu ng **Tilamsik** upang magsilbing daluyan ng iba't ibang porma ng likhang sining na sumasalamin




sa mapait na dinanas ng mamamayang Pilipino sa panahon ng batas militar at sa nagpapatuloy na kaapihan at kahirapang hinaharap ngayon ng kasalukuyang henerasyon.

Ang artikulong ***Mga Kwento sa Hilagang Camarines sa panahon ng Batas Militar***, kwentong buhay ni ***Ka Berting,*** at ang mga dagling ***Duguang mga kamay*** at ***Dekada '80*** ay sumasariwa at bumaybay sa buhay at pakikibaka ng masa ng Camarines Norte sa panahon ng batas militar.

Napakahalagang balikan ang kasaysayan upang magsilbing tanglaw sa hinaharap. Ito ang paalala ng dulang ***Casi-Gurang***. Mahalaga ang pagsasalin ng paglaban mula sa naunang henerasyon patungo sa mga sumunod. Sabi nga ni Ama Hag-ot, ang ama sa naturang dula,

*"Tungkulin nating turuan ang mga batang itong magalit sa mga dayuhan tulad ng poot ng kanilang mga magulang. Upang kahit na tayo ay mawala na sa piling nila, ipagpapatuloy nila ang laban."*

Sa diwang ito nakasuhay ang nagpapatuloy na pakikibakang isinasalarawan ng artikulong ***Husga ng masa ng Camarines Norte***, ng mga tulang ***Ilaw, Babala, Tagu-taguan, Babae, Sa ala-ala mo*** at ***Kung kami'y magkakapit-bisig*** at ng mga awiting ***Lupang Dumagmang*** at ***Panata***.

Ang mga tulang A***ba Ginoong Sara Duterte*** at ***Kalbaryo ni Juan*** ay umaayon sa estilong panalangin. Ito ay popular na estilo ng pagtutula at mga malikhaing pagtatanghal sa panahon ng batas militar 1972. Samantala, ang tulang ***Palitan sa Trono*** naman ay nakapadron sa makabagong panahon ng teknolohiya at nasa anyong 'hugot' na palasak na ginagamit ng mga kabataan ngayon sa social media.

Halaw sa karanasan ng iba't ibang panahon at isinulat sa magkakaibang estilo, binibigyang-diin ng mga ito ang nagpapatuloy na kwento ng poot, pighati,

pagbabalikwas at kapasyahan ng mamamayan na labanan ang mga mapagsamantalang uri na kumikitil ng kanilang mga buhay at sumisikil sa kanilang mga karapatan. Malinaw ang pangako ng tulang ***Babala***:

*Sa pagbugso ng daluyong.*
*Darating silang humihiyaw ng katarungan*
*At paluluhurin nila ang nasa tuktok.*
*Hindi sila mangangatal sa pagsigaw,*
*"babawiin namin ang amin."*

Ang pangakong kamtin ang tunay na panlipunang paglaya, pag-unlad at kapayapaan ang nagtutulak sa mas maraming mamamayan na lumahok sa demokratikong rebolusyong bayan. Ang krisis ng bulok na sistemang panlipunan ay matabang lupa para sa ibayo pang pagyabong ng pakikibaka ng mamamayan.

Masasalamin ang walang patlang at nagsasalinlahing paglaban ng sambayanang Pilipino sa mga kwentong buhay nina ***Ka Digs, Ka Gara***, ***Ka Jade, Ka Blade*** at ***Ka Roy***. Iba't iba ang kanilang pinagmulan, ngunit iisang landas ng pagbabalikwas ang kanilang tinatahak. Sabi nga ni ***Ka Jade*** sa kanyang kwento:

*"Sa isang buwan kong pamamalagi sa loob ng hukbo, mas naunawaan ko rin ang piniling propesyon ng aking ama. Matagal na siyang martir pero nagpapatuloy ang kanyang kwento. Ngayon alam ko na, nasa rebolusyonaryong kilusan din ang aking puso."*

Bahagi na ng puspusang pakikidigma ang walang puknat na pagpapanibagong-hubog. Ito ang isinasalarawan ng mga tulang ***Pagkilala sa Uway*** at ***Kasama.***

Gayundin, pinakamataas na parangal ang ibinibigay ng **Tilamsik** at ng buong rebolusyonaryong kilusan ng Camarines Norte kay kasamang ***Jose Maria Sison*** at kina ***Benito Tiamzon, Wilma Austria*** at iba pang mga dakilang bayani na kasama nilang namartir. Iginagawad din ng Komite ng Partido Komunista ng Pilipinas sa South Quezon-Bondoc Peninsula-Quezon-Bicol Zone (SQBP-QBZ) pinakamataas na pulang saludo kay ***Emmanuel 'Ka Angelo' Nazareno.***

Kinikilala rin sa isyung ito ang buhay at pakikibaka nina ***Romeo ‘Ka Aron’ Pajarillo, Wilfredo ‘Ka Jelan’ Aldeza Jr.*** at ***Norbel ‘Ka Noriel’ Francisco.*** Sila ay magigiting na kasapi ng ACC-NPA Camarines Norte na nag-alay ng kanilang mga buhay alang-alang sa pagsusulong ng digmang bayan.

Sila ay inspirasyon at hamon sa kasalukuyang henerasyon ng mga rebolusyonaryo na puspusang magpakahusay sa praktika ng pakikidigma. Sabi nga ng awiting Panata:

*Tayo na, tayo na magsama-sama*
*Hukbo at masa’y magkaisa*
*Sa sandaling tayo’y mahimlay na*
*Sarili’y inialay sa kalayaan (Sarili’y inialay sa bayan)*

Ang ika-9 na isyu ng **Tilamsik** ay inaasahang makakatulong sa lahat ng pwersa ng rebolusyon at sa malawak na masa upang masariwa ang mga karanasan ng nakalipas na mga dekada at mamulat sa kasingsahol ding kalagayan ng lipunan sa ilalim ng kasalukuyang rehimen.

Mula noon hanggang ngayon, ang tanging pag-asa ng sambayanan upang makamit ang kanilang mga demokratikong interes ay ang pambansa demokratikong rebolusyon. Marapat lamang kung gayon na palagablabin at palaganapin ang apoy ng rebolusyon sa buong Camarines Norte at sa lahat ng sulok ng bansa. Saanman mayroong pang-aapi’t pagsasamantala, mayroon ding mapagpasyang paglaban ng mamamayang hindi na paaaliping muli.

# Editoryal

## Gunitain ang ika-51 taon ng Batas Militar! Ikalat ang apoy ng paglaban sa papet, korap, diktador at pasistang US-Marcos II

Muli nating gunitain at sariwain ang kasaysayan ng Batas Militar sa ating probinsya. Mahalaga ito ngayong patuloy na binabaluktot ng mga Marcos at ng kanilang mga pasistang alagad ang kasaysayan. Laluna't nakabalik sila sa poder. Pilit na ipinapalunok ni Marcos II sa mamamayan ang umano'y gintuang panahon ng kanyang ama. Ngunit nakatatak sa alaala ng bawat magsasaka at iba pang pobreng mamamayan ang katotohanan: madugo ang rekord ng Batas Militar ng diktador na Marcos Sr. sa Camarines Norte.

### Madugong kasaysayan ng Batas Militar sa probinsya

Dalawang masaker at puu-puong kaso ng pamamaslang ang nasa unahan ng listahan ng krimen ng diktadurang Marcos Sr. sa masa ng probinsya. Libu-libong iba pa ang tinortyur, hinuli, dinukot at sapilitang winala.

Higit pa sa mga paglabag sa karapatang tao, ilinublob din ni Marcos Sr. sa labis na kahirapan at kagutuman ang buong probinsya. Ang mga magsasaka, manggagawang bukid at mga manggagawa – bata man o matanda, ay nakagapos sa mala-aliping paggawa at paglikha para sa kabusugan ng iilang naghaharing-uri sa pangunguna ng mga Marcos.

### Manang-mana sa kanyang amang diktador

Katulad ng kanyang amang diktador na si Marcos Sr., si Ferdinand Marcos II ay isa




*larawan mula sa Associated Press*

ring pasista, korap at kontra-maralitang pangulo. Siya ay tapat na papet ng imperyalismong US kasabwat ang mga dambuhalang kapitalista.

Kinokopya ni Marcos II kahit ang islogan ng kanyang amang diktador. Ang islogang "Bagong Lipunan" nito ang hinalawan ng "Bagong Pilipinas" ng rehimen ngayon. Sa ilalim nito, ibinabandera niya ang umuunlad umanong ekonomiya na mabilis namang sinusuwayan ng araw-araw na krisis ng kahirapan at kagutuman ng taumbayan. Patuloy ang pagtaas ng tantos ng implasyon at ang pagsirit ng presyo ng mga pangunahing bilihin tulad ng bigas, asukal, karne, gulay at mga de lata.



Hindi makabangun-bangon ang halaga ng piso kontra dolyar na dahilan para lalong mabaon sa utang ang bansa. Sa ilang panahon pa lamang nito sa pwesto, mabilis na lumobo ang utang ng bansa. Sa loob ng unang 10 buwan, P1.1 trilyon ang ilinaki ng pambansang utang. Mula Abril hanggang Mayo 2023, mas mabilis pa itong sumirit mula P13.856 trilyon hanggang sa P14.1 trilyon.

Lohoso rin ang tinaguriang "party boy" na si Marcos II. Habang nalulunod sa kumunoy ng krisis ang masa, walang humpay na pagbabyahe sa iba't ibang bansa ang kanyang inaatupag. Buong kagarapalan niyang winawaldas ang pondong mula sa dugo at pawis ng masang api. At anong pakinabang ng mamamayan sa kanyang mga byahe? Walang iba kundi mas pinasinsin at sistematikong pagsasamantalang idudulot ng mas agresibong pag-eeksport ng murang lakas-paggawa at panghihikayat ng dayuhang pamumuhunan.

Inaasahang mas marami pang byahe ang gagawin ni Marcos II upang ilako ang Maharlika Investment Fund (MIF) na ngayo'y isa nang ganap na batas. Sa pagmamaniobra ng kanyang mga galamay na mambabatas, nairatsada ang batas sa




halip na unahin ang mga kinakailangang panukala ng mamamayan.

Batay sa inaprobahang bersyon ng Kongreso magkakaroon ito ng panimulang pondo na nagkakahalaga ng P500 bilyon na mula sa Bangko Sentral, gaming revenues at dalawang bangko na pag-aari ng gobyerno. Kung mangailangan pa ng dagdag na pondo, maaari rin itong humugot mula sa kabang-yaman ng bansa. Sa aktwal, ang MIF ay magsisilbi lamang bilang balon ng mega-korapsyon ng pamilyang Marcos at mga kaalyado.

Ang masahol na burukratikong korapsyon ay sadyang tatak-Marcos. Hindi malayong lampasan pa ni Marcos II ang tindi ng pangungurakot at pandarambong na ginawa ng kanyang ama.

**Neoliberal na mga proyekto, interes ng naghaharing-uri hindi ng mamamayan**

Bilang matapat na tuta ng imperyalismo at naghaharing-uri, agresibong ipinatutupad ni Marcos II ang neoliberal na direksyon kabilang na ang pagpapabaha ng mga proyekto sa larangan ng imprastruktura, enerhiya, telekomunikasyon at turismo na siyang pinaglalawayan ngayon ng malalaking kapitalista.

Sa probinsya, mayroong dalawang malalaking proyektong pang-enerhiyang nakatakdang itayo. Una ang napirmahan nang kontrata sa wind energy na hawak ng Copenhagen Infrastructure Partners. Ang wind farms na ito ay balak itayo sa Camarines Norte, partikular sa Jose Panganiban at Capalonga at sa bahaging Camarines Sur. Ang ikalawa ay ang eksplorasyong geothermal sa Camarines Norte at Camarines Sur malapit sa Mt. Labo na pangungunahan ng Premier Geo-Excel Incorporation.

Ang explorasyong geothermal ay ang pagkuha sa enerhiyang nagmumula sa init na manggagaling sa ilalim ng lupa. Dahil sa ang operasyon ng naturan ay magmumula sa init sa ilalim ng lupa,

mangangailangan ito ng malalaki at malalalim na hukay upang makuha ang kinakailangang init sa pagpapagana ng kanilang makinarya na lilikha ng malakas na boltahe ng kuryente. Sa ganitong proseso, hindi maiiwasang masira ang natural na daloy ng tubig sa ilalim ng lupa. Malalagay sa panganib ang watershed at resorsa ng tubig na pinagkukunan ng suplay ng maraming mamamayan ng lalawigan.

Tiyak na mauulit ang pangyayari noong huling bahagi ng dekada '80 at maagang bahagi ng dekada '90 kung saan ang Ilog Labo, Tuo River at Wala River ay nagmistulang palayang bago lamang daanan ng traktora dahil sa tindi ng putik na umaanod mula sa mga binuldoser na lupaing ginawang kalsada at mula sa malalalim na hinukay na lupa. Ang nabanggit na mga ilog na dati ay mala-kristal ang tubig na dumadaloy at sagana sa iba't ibang uri ng isda ay napalitan ng umaanod na putik. Hindi lamang nagkandawala ang mga isda, ni hindi na rin ito mapakinabangan ng masa kahit sa paglalaba at paliligo.

Bukod sa mga proyektong pang-enerhiya sa probinsya, nakatakda rin ang pagpasok ng dayuhang pagmimina. Ang Mt. Labo Exploration and Development Corporation (MLEDC) na dating may claim na 497.7212 ektarya at nagdulot ng napakatinding danyos sa masa ng Camarines Norte ay mayroon ngayong panibagong exploration permit na sumasaklaw sa mas malaking eryang 2,980.994 ektarya ng Mt. Labo. Ang masahol pa, aabot sa 16,200 ektarya ang maksimum na permit na maaari nilang kunin.

Maapektuhan ng nasabing gold exploration ang mahigit 25,000 kabahayan sa walong bayan ng probinsya at ikakasapanganib ng nasa 7,055 ektaryang watershed area ng Mt. Labo na para sana sa pagpreserba ng resorsa ng tubig ng lalawigan. Apektado rin ng MLEDC ang mga naninirahan sa mga barangay ng Dumagmang, Pag-asa, Bayan-bayan at iba pang baryong saklaw ng kanilang operasyon.

Tiyak na idudulot ng mga dambuhalang dayuhang proyektong ito ang malawakang pang-aagaw ng lupa, tirahan at kabuhayan ng mamamayan sa probinsya. Ganoon din ang malawakan at matagalang pagkasira ng kalikasan. Samantala, magkakamal ng super-tubo at limpak-limpak na kita ang naturang mga kumpanya.

## Walang malasakit sa kapakanan ng pobreng mamamayan

Sandaang porsyentong ibinibigay ni Marcos II ang lahat ng naisin ng dayuhang malalaking kapitalista: murang lakas paggawa ng mga Pilipino, lupa at rekurso ng bansa, madaling pagnenegosyo at iba pang gagarantiya sa maka-kapitalistang kundisyon ng lipunan.

Buhat nito, araw-araw kailangang harapin at labanan ng maralitang mamamayan ang kamatayan mula sa gutom at kahirapan. Dahil lubos nang malaya ang mga dayuhan at naghaharing-uring kamkamin at agawin ang lupa at kabuhayan ng mga magsasaka at maging ng pambansang minorya, lalong bumibilis ang pagpatay sa lokal na agrikultura.




Habang binabarat ang produkto ng mga magsasaka, umaapaw naman ang mga imported na produktong tulad ng bigas, karne, isda, gulay, sibuyas, bawang at ultimo asin.

Gayundin, laganap ang kawalan ng trabaho. Mayroon man ay nakatali naman sa hindi nakakabuhay na sahod, mapagsamantalang sistema sa paggawa at kontraktwalisasyon. Maraming Pilipino ang napipilitang lumabas ng bansa para doon maghanap ng mapagkukunan ng kabuhayan. Ipinagpapatuloy at pinahihigpit ni Marcos II ang neoliberal na sistema sa paggawa na sinimulan ng kanyang ama noong dekada ’70.

Samantala, ang mga batayang sosyoekonomikong serbisyong dapat libreng natatamasa at may mataas na de-kalidad ay puro negosyong pinagkakakitaan ngayon. Magmula sa tubig, kuryente, pagkain, edukasyon, pabahay, kalusugan at komunikasyon – ang lahat ay kontrolado ng iilang lokal at dayuhang kapitalista.



## Mala-Martial Law na panunupil sa mamamayan

Kasabay ng lantarang pagiging papet, korap at kontra-maralita ni Marcos II ang patuloy na pagtataguyod sa brutalidad ng estado laban sa mamamayan. Kasinlupit ng batas militar ng kanyang ama ang isinasagawang kampanya ngayon ng Armed Forces of the Philippines (AFP) at Philippine National Police (PNP). Todo-larga ang terorismo ng estado sang-ayon sa nais ng kanyang among imperyalistang US at mga lokal na naghaharing-uri: ang supilin ang paglaban ng mamamayan at tanggalin ang lahat ng hadlang para sa kanilang ibayo at lubusang paghahari.

Sa probinsya, mula Enero hanggang Hulyo 2023 ay nakapagtala agad ng 14 na kaso ng sapilitang panghahalughog, iligal na detensyon at panghaharas sa mga residente ng bayan ng Sta Elena, Capalonga, Jose Panganiban, Labo, Basud Mercedes at San Lorenzo Ruiz. Tampok na pangyayari sa probinsya ang pagpatay ng teroristang AFP-PNP-CAFGU kay Arjie Salvador, 17 taong gulang, isang katutubong Manide na pinatay sa isang pekeng engkwentro noong Pebrero 11 sa bayan ng Labo. Noong Mayo 15 naman, sa bayan ng Jose Panganiban, pinatay din ang sibilyang si Romeo Agua. Pitong beses siyang binaril ng militar. Isinubo rin sa kanya ang baril at saka pinaputok ng mga berdugo.

Panunupil sa soberanong karapatan ng mamamayan ang pagpapaubaya ni Marcos II sa teritoryo ng Pilipinas kapwa sa Tsina at US. Patuloy niyang tinatangkilik at pinapalupit pang lalo ang panghihimasok ng US sa bisa ng mga kasunduang militar tulad ng Visiting Forces Agreement (VFA) at Enhanced Defense Cooperation Agreement (EDCA). Samantala, wala siyang imik sa agresibong pagpopostura ng Tsina sa West Philippine Sea at sa halip ay nakikipagnegosasyon pa siya rito para sa dagdag na pamumuhunan at pautang.

Itinutulak ni Marcos II ang sambayanang Pilipino

sa hukay ng kapahamakan. Sa patuloy na paninikluhod niya sa magkatunggaling mga imperyalistang bansa, anumang oras na umabot sa rurok ang kanilang ribalan ay maaaring maipit ang Pilipinas at maging entablado ng gera ng mga imperyalista.

**Nananatili ang kawastuhan ng Digmang Bayan**



Sa harap ng pinatinding pagpapahirap at terorismo ng ilehitimong rehimeng US-Marcos II ay patuloy na hinog ang kondisyon para pagbuklurin at buuin ang pinakamalapad na alyansa ng mamamayan na lalaban dito. Hindi dapat pahintulutan na tuluyang mabura sa kasaysayan ang kriminal na rekord ng mga sagadsaring papet na tulad ng mga Marcos, ng mga Duterte at iba pa nilang mga kasapakat.

Noon, matagumpay na binigo ng sambayanang Pilipino ang diktadurang Marcos Sr. Ang dilim at lagim na hatid ng batas militar ang nagsilbing tilamsik ng apoy sa nagniningas nang damdamin ng paglaban ng mamamayan ng lalawigan ng Camarines Norte at buong bansa.

Sa panahon ng kabangisan ng batas militar, nagsimulang yumabong ang binhi ng rebolusyonaryong adhikain ng mamamayan. Sa Timog Luzon, naipundar ang Inang Larangan sa magkakahangganang lalawigan ng Camarines Norte at Camarines Sur ng rehiyong Bikol at probinsya ng Quezon ng rehiyong Timog Katagalugan. Nakilala ang larangang ito bilang Quezon-Bicol Zone (QBZ).

Ilinuwal nito ang pinakamabubuting anak ng bayan na naging mga kadre at lider ng Partido at mga Pulang kumander at mandirigma ng BHB. Ang mahuhusay at magigiting na rebolusyonaryong ito ang nagdala ng pulang bandila ng pakikibaka at nakapag-ambag nang malaki sa pagpapabagsak sa diktadurya ni Ferdinand Marcos Sr.

Ang pamumuno ng CPP-NPA-NDF sa pakikibakang ito ng mamamayan ng Camarines Norte ay naghatid ng mga pampulitika at sosyoekonomikong tagumpay. Sa mga larangang gerilya, naitayo ang mga binhi ng demokratikong gubyernong bayan sa iba't ibang antas na masiglang pinapatakbo ng mga sangay ng Partido,

balangay ng rebolusyonaryong organisasyong masa at iba pang panggitna at makabayang seksyon ng lipunan.

Puu-puong libong magsasaka at maralita sa kanayunan ang nakinabang sa tagumpay ng rebolusyong agraryo. Nagsimula ang pagkakaisa at pagkilos ng masa sa pamamagitan ng suyuan o palitan ng lakas paggawa hanggang sa magbunsod ito ng mga kampanya sa pagpusisyon sa kani-kanilang lupang pinoblar na dumulo sa pagiging produktibo ng mga ito.

Pangunahing nakinabang sa rebolusyong agraryo ang mga kaingero at mga setler na itinaboy sa kagubatan at iba pang mga magsasaka sa mga laylayan at kapatagan ng QBZ. Umabot sa kabuuang lawak na 1,556 ektaryang lupain ang deklaradong pinapangasiwaan ng rebolusyunaryong kilusan sa lalawigan. Pinagyayaman at napapanatili itong produktibo ng mahigit 450 pamilya na naging benepisyaryo ng tagumpay ng rebolusyong agraryo.



*dibuho mula sa Facebook: Sining ni Sid*

Instrumental din ang rebolusyonaryong kilusan para mapakinabangan ng mamamayan ng Camarines Norte ang ginto na pangunahing yamang mineral sa probinsya. Libu-libong pamilya ang nakinabang sa pagkakabod na dati-rati ay pinagpapasasaan lamang ng iilan magmula pa noong panahon ng pananakop ng mga Amerikano. Sa pagdating ng BHB, nagabayan ang mamamayan sa pagbalanse ng pagkakabod at pangangalaga ng kalikasan. Kasabay din nito ang paghikayat sa mamamayan na patuloy na paunlarin ang agrikulturang sakahan.

Kakumbina ng rebolusyong agraryo at pagkokonsolida ng baseng masa ang armadong pakikibaka ng BHB at milisyang bayan. Tampok sa panahong iyon ang pamamarusa sa mga tauhan ng angkang Lopez na siyang nagmamay-ari ng malalawak na lupang sakahan sa 11 bayan ng Camarines Norte. Kabilang sa mga pinarusahan sina Domingo "Pinggoy" Cuevas, kinatawan ng mga Lopez, at Laudigario Fuentes, despotikong

katiwala ng pamilya. Matapos ang mga aksyong pamamarusa ng BHB ay natigil na ang pangangamkam nila ng lupang sakahan.

Ilan pa sa matutunog na taktikal na opensiba ng BHB sa lalawigan ang reyd sa municipal hall ng Basud noong maagang bahagi ng dekada ’80. Nakakumpiska mula rito ng  hindi bababa sa 10 matataas na kalibre ng armas. Noong 1985, tagumpay din ang ambus sa Philippine Constabulary (PC) sa Macabubos, Bitukang Manok sa hangganan ng Camarines Norte at Camarines Sur. Nakasamsam ang Pulang hukbo ng 15 high-powered rifles at isang M60 na masinggan.

Ngayon, matapos ang lampas limang dekada ng pagpupunyagi, pagkatuto at pagsulong, nasa higit na mainam na kalagayan ang rebolusyonaryong kilusan sa probinsya upang pamunuan ang pakikibaka ng mamamayan ng Camarines Norte. Sa harap ng papatindi at papabangis na atakeng pang-ekonomiya at pampulitika ng rehimeng US-Marcos II, marapat lamang na maging handa sa paglaban ang masang inaapi at pinagsasamantalahan.

Totoo sa matagal nang kasaysayan ng makauring pagbibigkis ng masa at ng rebolusyonaryong kilusan, nakahanda ang lahat ng mga rebolusyonaryong organisasyong masa at ang Armando Catapia Command-NPA Camarines Norte sa pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas na balikatin ang ngipin-sa-ngiping paglaban sa rehimeng US-Marcos II.

Titiyakin ng rebolusyonaryong kilusan sa lalawigan na hindi mapawawalang-saysay ang lahat ng tagumpay na nakamit nito at ng mamamayan sa mga nagdaang taon kabilang na ang kanilang makasaysayang ambag sa pagpapabagsak sa diktadurang Marcos Sr. Higit kailanman, ngayon ang panahon para lalong palakasin ang armadong pakikibaka at iba pang porma ng paglaban ng mamamayan para ibagsak ang panibagong tiraniko at mapagsamantalang paghahari ng tambalang rehimeng US- Marcos II-Duterte.

Tula

# BABALA

ni Emman Halabaso

Kapag naging balaraw ang paglaban
At naging talim ang kalam,
Mas hihigpit ang pagkakahawak sa armas.
Hindi nila dapat sinusubukan
Ang talas ng pag-aaklas.
Na hindi darating ang yugto ng paniniil.
Walang pader ni bakod ang hahadlang
Sa pagbugso ng daluyong.
Darating silang humihiyaw ng katarungan
At paluluhurin nila ang nasa tuktok.
Hindi sila mangangatal sa pagsigaw,
"babawiin namin ang amin."

At kapag naging armas ang pagtindig
At naging gatilyo ang ngitngit,
Makikita nilang sugat sa binti.
Kung inaakalang pagsuko ang itutugon
Sa bawat pagtutok at pagputok,
Huwag silang kumayakoy sa pakakaupo.
Nakaguhit sa kalyo ng palad ng magsasaka
Ang sandaang laban ng mga kauri.
Tinuturo ang kanilang daliri
Ang direksyon ng kanilang paggigiit,
Kailanman hindi nabigo sa babagtasin-
Gatilyo ng mga hikahos ang kakalabitin.

# REBOLUSYON

ni Ka Gara

sa gitna ng kagubatan aking nasaksihan
kung ano ang katotohanan
sa nangyayari sa lipunan
paghihirap ng ating mamamayan
labis-labis, walang katapusan

kailangan nating malaman
kung ano ang ipinaglalaban
nilang aping humawak ng armas -- ang Bagong Hukbong Bayan
upang naghaharing-uri ating mapigilan
mga imperyalista sa kanilang pandarambong hindi papayagan
hindi sila dapat maghari sa ating lipunang tayo ang nagyayaman

makauring pagkakaisa sa gitna ng digmaan
sa rebolusyon, interes ng mamamayan
ang inspirasyong tangan
magpatuloy sa gitna ng kahirapan
ipaglaban karapatan at kalayaan
upang tagumpay ay makamtan

tayo na sa kabundukan
makiisa at makipag-aralan
sa hukbo ng mamamayan
matatagpuan ang katotohanan: rebolusyon ang kailangan
upang lumaya ang sangkatauhan

---

*Naisulat ang tula sa panahon ng integrasyon sa Pulang hukbo*

# TAGU–TAGUAN

ni Jahn Merlin

Tagu-taguan, maliwanag ang buwan
Masarap maglaro sa dilim-diliman
Lalabas lalabas ang aswang
Tagu-taguan, maliwanag ang buwan
Andyan na si Commander
Andyan na ang militar
Mula sa kanayunan maging sa urban
Papatay papatay ng mamamayan
Andyan sa likod, andyan sa harap
Pagbilang kong tatlo nakatago na kayo

Isa...
Nalalaman na lamang natin
ang kanilang mga pangalan
kung sila'y wala na.
Subalit habang nabubuhay,
sila'y walang mga pangalan,
walang mukhang madaling tandaan...
Itong karaniwang mamamayan,
pambala ng kanyon at kakaning-itik,
na matiyagang kumilos at
tahimik na nagbuklod-buklod at
magiting na lumaban
kahit kinakalambre ng nerbiyos,
kahit kumakabog ang dibdib.

Dalawa...



*mula sa dibuho ni Neil Doloricon*

Ano nga ba
ang makakapigil
sa rebolusyon?
Magandang tanong 'yan,
At ang sagot d'yan
ay wala.
Sapagkat -
kung di mo naitatanong -
higit na makapangyarihan
ang batas na di nasusulat.
Bakit?
Sapagkat
walang nabubura dito
at buburahin nito
ang lahat.
Oo, lahat.
Maliban na lang
sa mga tanong mo
na kung mawawala
ay di makasasagot
ang rebolusyon.



Tatlo...
Makinig ka't manginig
sa galit na umaalingawngaw sa aming tinig.

Tagu-taguan, maliwanag ang buwan
Masarap maglaro sa dilim-diliman
Andyan na andyan na ang mamamayan
Mula sa kanayunan, patungo sa kalunsuran.

# ABA GINOONG SARA DUTERTE

ni Ka Charlene Abel




Aba Ginoong Sara Duterte bukod kang pinaburan
Sa lahat ng babaeng tumakbo sa nakaraang halalan
Ang panginoong imperyalista'y sumasaiyo
'Mapasaakin ang kaharian, dito sa lupa para nang sa langit'
Ito ang iyong panalangin
Kagawaran ng Edukasyon iyo ngang pinili
upang makontrol at hawakan
ang kabataang siyang pag-asa ng bayan

Tulad ni Hudas, ika'y nagpapanggap
Yamang panghagupit sa mahihirap
wari'y ipapamudmod sa lahat
lalo't hinagupit ng pandemya
tila may pag-asa
hinaing ng bayan
wari'y pinakikinggan

Ngunit sa huli, korapsyon pa rin pinatutunguhan
ng pondong pinaghirapan ng taumbayan

K-12 lamang iyong kasagutan
Pribatisasyon nais bigyang katuwiran
Neoliberalismo sa edukasyon, alay mo sa altar ng mga gahaman

Iyong pinursige maging mandatory ang ROTC sa kolehiyo
Pati ang pagkakaloob sa iyo ng bilyun-bilyong pondo
Samantalang P3,000 wage increase across the board para sa mga guro
Hindi maipasa-pasa, ni walang maibigay kahit isang sentimo

Inang puso mo'y lipos sa pagkadalisay sa among Imperyalista
Sa iyong pagtutulak ng Anti-terror law, NTF-ELCAC, laging sa iyo'y may pabuya
Sa ekonomiya, tulin ng pagtaas presyo ng bilihin 'di kayang ampatin
Oil deregulation, bakit hindi alisin
Transport sector humuhiyaw,
buong sambayanan pumapalahaw
Inang puso'y  lipos sa pagsasamantala
hinaing ng taumbayan limot at binabalewala

Inang Sara Duterte, ikaw at iba pang mga poon
ng pagsasamantala't pang-aabuso
Dapat pakaisipin mga sikmurang gutom
Kayo mismo at ang sistemang ito
nagtutulak sa kanilang humawak ng armas
Magbalikwas!

Ang 99% uring api't inaalipin
inyong tinuruang landas ng DRB hanapin
magbuklod, kumilos nang ang pambubusabos ay wakasan, tapusin

---

*Nabuo ang tula sa gitna ng sumasahol na palagiang krisis ng malakolonyal at malapyudal na lipunan at tumitinding panggigipit sa taumbayan. Si Sara Duterte ang bise-presidente ng papet na si Marcos Jr. at anak ng diktador na si Rodrigo Duterte.*

# ILAW

ni Ka Martin Magtanggol

Sa pagbukas ng ilaw
Ay nangahas tayong mag-aral
Kawawang api, isip ay nakatali
Sa ugat ng impe, kailan maiwawaksi?

Ilaw na binuksan sa pag-aaral naging tuntungan
Sandata sa bawat hakbang
Sa lipunang nakabitin, kahit bukas ang ilaw
Ay laging madilim.

Mga pinag-aralan gamiting pambura
Ilaw na maliwanag, simpleng lampara
Aking nakita tumindig sa sariling paa
Proletaryado ang mamumuno, sa pagkakaisa.

NDF hudyat ng alyansa
Inang baya'y naghihingalo, asam tunay na paglaya
Tayo nang magkaisa para makamit ang tunay na demokrasya
Na may perspektibang sosyalista.



*mula sa Ang Bayan*

# KALBARYO NI JUAN

ni Ka Regs Pamintuan

Ama Ko! Ama ko!
Kami po ay inyong tulungan
kahirapan
Ay aming maigpawan

Ama ko! Ama ko!
nagugutom mong anak
tiyan kumakalam
Sahod namin
hindi sapat sa pagkain
Ay kasalatan!

Ama ko! Ama Ko!
Kami ngayon pumapasan ng Krus
ng kahirapan
dahil sa iilang naghahari sa
lipunan

Ama ko! Ama Ko!
Kanayunan ay kanilang
pinagharian
Lupa na amin sanang kabuhayan
Kinamkam at pinagpasasaan
yaman ay pinagkait
Sa tulad naming anakpawis

Ama ko! Ama ko!
Sa kalunsuran mamamayan mo ay
nakikipagsapalaran

Subalit hindi pag-unlad ang
natagpuan
Gutom, hirap - lalong nadagdagan
Sa pangil ng kapitalistang
gahaman
lakas paggawa kanilang
pinagkakitaan

Ama ko! Ama ko!
Aming itataguyod demokratikong
rebolusyong bayan
rebolusyong agraryo aming
isusulong
hawak ang armas ng makauring
pagtugon
laban sa dayuhang
mangangamkam ipagtatanggol
ang bayan
Nang paglaya ay aming makamtan
Ako ay tulad nila, anak ng bayan!

# TAGUMPAY NA INAASAM

ni Ka Rejie Guerrero

Katatagan at paninindigan mo'y kahanga-hanga
anumang hampas at unos iyong kinakaya
sadyang matibay
ika'y walang reklamo sa buhay
patuloy pa rin sa pagsulong nang walang humpay
sa iyong tatag
kahit  matigas na bato hindi ka matitibag

Ang tibay at tatag ng maso ay tulad mo rin
isang Pulang hukbong kalayaan ng bayan ang mithiin
may paninindigan sa anumang pagsubok at kahirapan
anumang oras, laging nakahandang lumaban

kahit may balakid,suliranin at  kahinaan
may kapasyahang pangibabawan
makamit lamang ang tagumpay na malaon nang inaasam
gagawin ang lahat alang-alang sa inang bayang minamahal



*mula sa Ang Bayan*

# KASAMA

ni Ka Rhea

sa ilang buwan nating pagsasama
ugnayan natin tila'y napakalalim na
sa ating talakayan bakas
kislap sa mga mata

mga kasama, kayo ay aking lakas
iba kayo sa mga taong aking nakilala
sa labas
inyong mga payo
nakatatak sa aking isipa't puso

mahirap man ang sitwasyon natin
ngunit sa diwa laging uunahin
kapakanan at buhay ng nakararami
samakatuwid kayo'y mga bituin

tumatangis man ako sa inyong
harapan
ito'y hindi dahil sa kalungkutan
ito'y tanda ng pagsaludo sa inyong
kabayanihan
dahil ako'y taong mula sa kawalan at
kadiliman
na inyong hinubog at
pinagkatiwalaan
maging kasapi ng PKP, ng
rebolusyonaryong kilusan

kaya't taglay ko sa puso ngayon ay
tapang at tatag ng paglaban

kayo ang aking tanglaw at gabay
para sa aking ganap na
pagbabagong-buhay
pagkat marami nang aral ang
aking natutunan
inyong mga payo 'di ko
malilimutan

ang inyong kaisipan ay dalisay
na mahirap arukin para sa
kanilang mapagsamantala't
mapanglustay
inyong malasakit at kabutihan
hindi nila kayang abutin
kailanman

mga kasama, maraming salamat
naging parte kayo ng aking buhay

---

*linikha ng kasamang nasa yugto ng pagkamulat at pagpapanibagong-hubog sa loob ng rebolusyon*

# BABAE

Sa mata ng kaaway
Sila'y walang mukha
Sa naghaharing-uri
Laruan lamang sila't palamuti

Ngunit
Sa kanilang mga asawa
Sila ay kabiyak at kasama
Sa mapagpalayang digma

Sa kanilang mga supling
Sila ay sinapupunang
Magluluwal ng salinlahi
ng pakikibaka't pagpunyagi

Sa rebolusyonaryong kilusan
Sila ay buo at ganap
May asawa, anak o wala
Sila'y may halaga't pagpapasya
May papel sa kanilang hinaharap

Silay ay bahagi
ng kilusang mapagpalaya
naghahangad ng lipunang malaya
at ganap na mapagpalaya
Walang kasarian at uri

Lipunang may pagkakapantay-pantay!



*dibuho mula sa National Democratic Front of the Philippines*

# SA ALA-ALA MO

ni Ka Selina

Hanggang ngayon naririnig ko pa
malalambing na salitang puno
nang pag-asa
"Inay, magiging maayos
din ang lahat.
OK na ba pakiramdam 'nyo?"
"Mahal, kumain ka na ba?
At uminom na ng gamot?
Magpagaling ka na ha."
"Anak, kumusta ang
pag-aaral mo?
Magaling ka naman eh.
Alam kong kayang kaya mo 'yan"
Subalit biglang tumigil
ang pag-inog ng mundo,
sa balitang kinitil ang buhay mo.

Ano ang pakiramdam na ito?
Hindi ko na naririnig
ang tinig mo,
Galit na puso ko
hindi dahil sa piniling
daang tinahak mo,
Kundi sa walang kaluluwang
nagtanggal ng buhay mo

Ito ay magsisilbing aral,
Na ang halaga ng buhay ay
'di matutumbasan ng
anumang yaman
kundi ng kapasyahang
paglingkuran
ang masang sa karapatan
patuloy na binabawian.

Humayo ka mahal
naming anak ng bayan
Asahan mong hustisya ating
matatamo
Sa ala-ala mo uusbong ang
panibagong mga kamao
na dudurog sa sistemang
mapang-api patungo sa
makabuluhang pagbabago!



## ANG BALA AT BARIL

ni Ka Jona

Ang baril ay hindi gagana
Kapag walang bala
Ang bala ay walang magagawa
Kapag walang baril

Tulad ng hukbo at masa
Kailangan munang magkaisa
Upang madurog ang naghaharing uri at dayuhang kapitalista

Upang maging tunay na armas
Ng kanilang makauring pag-aaklas
Para makamtan
Ganap na paglaya ng bayan

## TULAD NG TUBIG

ni Ka Omeng

ang tubig ay tulad ng Pulang hukbo
kahit anong balakid ay malalampasan
harangan man nang maraming beses pilit na huhulagpos
ginigiba anumang harang patuloy sa pag-agos
tiyak ang kanyang patutunguhan
sa dagat ng paglaban
walang tigil sa pagkilos at pakikibaka
ang tunay na hukbo ng masa
alang-alang sa inang bayan
ang pagsisilbi sa malawak na sambayanan



daanan man ng maraming pagsubok
diwa’y hindi natitinag
tuloy sa paggampan
maitayo lamang
mga rebolusyonaryong samahang lumalaban
nang ang pagsasamantala sa lipunang nahahati
sa mahihirap at mayayaman
mawakasan at mapalitan na

magsasaka, magmimina, mangingisda
maglalako, magtitinda, manggagawa
kababaihan at kabataan
tayo nang lumahok sa digmang bayan
isipa’y buksan
kapwa pinagsasamantalahan
at lahat ng aping uri paglingkuran
inyong hukbo ay tulungan
palayasin sakim na dayuhang nagpapasasa't kumakamkam
sa yaman ng lupa, buhay at kabuhayan
alab ng digmang bayan ating gatungan
paalabin, palaganapin sa buong bayan

# PALITAN SA TRONO

ni Rejie Guerrero

Lahat ng umuupong presidente
Ay parang simcard lang
na tig-bebente
Lagi nilang sinasabi ka-TM
hindi kita malilimutan *143#
Lalo na sa darating na halalan

Gagamitin nila ang
salitang matatamis
Katulad nito: K-A-T-M
K-ababayan
A-ko'y
T-apat
M-aaasahan
Pero kapag nanalo na,
syempre
'wag mo nang asahan

Para kang na-scam
para bang may nagtext lang
*'ka-TM Nanalo ka ng*
*P1,000,000.00*
*para makuha*
*papasaload muna dyan'*
Puro sila kasinungalingan
Paulit-ulit nilang nililinlang
ang taumbayan

Parang nag-register
ka ng unli call and text
Panloloko'y paulit-ulit
Mga krimen unlimited
Yehey!
Tuluy-tuloy ang saya nila
Habang tayo
tuluy-tuloy ang pagdurusa
Plataporma n'yo ay expired
na sa amin
Mamamayan, tinatanggal
na ang mga piring

Kaya ano raw kung palitan
na natin nang bago?
SUN, GLOBE, SMART, TNT?
Hindi!
Palitan natin ng
demokratikong gobyernong
sosyalista!

# KUNG KAMI'Y MAGKAKAPIT-BISIG

ni Gelacio Guillermo
*(Salin sa Filipino ni Pete Lacaba)*

Kung kami'y magkakapit-bisig, hindi ka ba mangangamba?
Libu-libo kami, milyun-milyon, tumutugon sa panawagan
Ng mga kapatid naming nanumpa sa isang dakilang simulain.
Makinig ka't manginig sa galit na umaalingawngaw sa aming tinig.

Kami'y nagmula sa lahat ng dakong ang tao'y nabubuhay
Na niyuyurakan at namamatay na tila asong gutom.
Kami'y nagmula sa mga kalye't barung-barong ng mga bayan
At lunsod, nagmula sa mga pabrikang nagtatakda

Na ang galaw ng araw nakakabagot, parang makina,
Habang dala-dala namin ang panggingipuspos ng kaluluwa,
Habang naghihimagsik ang puso laban sa lahat ng pwersang
Humihila sa amin sa hukay.
Kami'y nagmula sa lungga ng daga.

Mangingilabot ka kapag nakita mong iwinagayway ang bandila
Ng aming pagkakapatiran, kapag narinig mo ang taginting
Sa mga tinig na pinagbuklod ng awit, ang awit
Ng dukhang manggagawa, ng walang hanap-buhay, ng nagugutom.

Ang awit ng walang tahanan at walang sariling lupa
Sa bayang sinilangan.
Kasama namin ang aming mga kabiyak
At walang-malay na anak, at ang mga multo ng aming mga ninuno
At ng laksa-laksang nangamatay na kailanma'y hindi namin nakilala.
Kung kami'y magkakapit-bisig, hindi ka ba mangangamba?

# PAGKILALA SA UWAY

ni Ka Arlan

Bibiyakin
ka bang paharap sa talim
ng itak, o paayon sa tulak
ng aking hinlalaki sa bangkod.

Iipitin
ka ba sa pagitan ng mga daliri
ng paang putikan mula sa
danawan.
Ay! Kailan magiging pag-aari
ang natuyong lupa ng palayan.

Kikipitin
ka ba sa braso at tagiliran
habang niyayasyas
ang iyong mga buko
at makikipagbuno
sa iyong kunat at tigas
nang sa gayo'y mahutok ka
at maituwid.

May isanlibo't isang
paraan ng pagkilala
sa iyong hiwaga.
Tatlo pa lamang
ang aking nabanggit,
mga hindi maiiwasang hakbang
bago ka pa
maging maaasahang panali
sa aking kubo, sa kanyang
duyanan,
sa kanilang likmuan.

O kun minsa'y buklod.
Kapag lumisan ka nang kasama
ng pobreng magkokopra,
nakakatiyak kaming
may bibigkisin ka.

Higit kang kilala
ng isang matandang
pinaputi na ang kilay at balbas
ng pakikipag-ulayaw sa iyo.
Kung gaano na ito katagal,
kailangang mamasdan namin
ang numipis na tela
ng kanyang salawal
sa bahaging hita
na silbing abenida
ng iyong
paglalakbay.

Numinipis ang tela, nakakayas ka,
umiigting ang gatil sa bisig ng
matanda.
Ganyan ang pag-unlad
ng mga bagay--
may litaw, may tago,
may pag-igting
patungo sa bagong anyo.

---

*Nilikha ni Ka Arlan ang tulang ito para sa kasamang malapit sa kanya. Tulad ng pagbabagong-anyo ng uway, huwaran din ng pagiging mahusay na kadre at pagpapanibagong hubog sa loob ng rebolusyonaryong kilusan.*

Artikulo


mula sa Facebook ng Anakpawis

## Husga ng masa ng Camarines Norte: SONA ni Marcos II hinabing kasinungalingan at ilusyon!

Bilang kinatawan ng naghaharing-uri, hindi nakapagtatakang malayo sa reyalidad ng karaniwang Pilipino ang state of the nation na ipinamamandila ni Ferdinand Marcos II. Para sa masang CamNorteño, hindi sinalamin ng nagdaang SONA ang kahirapan at kagutumang kanilang kinakaharap sa araw-araw.

**Hindi ramdam ng masa sa lalawigan ang sinasabing pag-unlad ni Marcos II.** Ayon mismo sa datos ng gubyerno, 30.5% ang nasa baba ng poverty line sa Camarines Norte noong 2018. Ikalawa ito sa Masbate sa pinakamaraming bilang ng pinakamahihirap sa buong rehiyong Bikol. Kabilang sa pinakamahihirap na bayan sa buong bansa ang tatlong bayan ng prubinsya: ang San Vicente, San Lorenzo Ruiz at Talisay. Ayon sa 2020 census, ang mga ito ay nasa 5th at 4th income class lamang. Pagkatapos ng pandemya at sa harap ng patung-patong na krisis sa pagkain, enerhiya at rekurso sa kasalukuyan, lalo pang sumahol ang kalagayang ito ng lampas kalahating milyong mamamayan ng prubinsya.

**Nananatiling mataas ang implasyon sa prubinsya at hindi bumababa ang presyo ng bilihin.** Sa kabila ng mga

ipinagmamalaking Kadiwa stores, nanatiling nasa P40 pataas ang presyo ng bigas sa sentro ng lalawigan. Mas mahal pa ito sa mga liblib na bayan ng prubinsya. Malayo mula sa pangakong P20 ni Marcos II. Nananatili ring mahal ang presyo ng iba pang batayang produkto at pangangailangan tulad ng itlog, gulay, karne at gasolina.

**Samantala, nananatiling walang kakayahan ang masang CamNorteño na makaagapay sa sosyoekonomikong krisis na bumabayo sa bansa. Taliwas sa ipinagyayabang ni Marcos II, wala pa ring tunay na reporma sa lupa.** Hawak lamang ng iilang panginoong may-lupa ang malawak na lupang agrikultural. Nananatiling 70% sa mga magsasaka sa buong bansa ang walang sariling lupa. Sa prubinsya, hindi bababa sa 11,114.12 ektaryang lupain ang kontrolado ng nasa 63 pamilya lamang.

Nananatili pa ring mataas ang gastos sa produksyon ng karaniwang magsasaka. Dulot nito, maraming magsasaka ang tumitigil na lamang sa pagsasaka at naghahanap ng ibang mapapasukang trabaho. Sa Paracale, napipilitan ang mga magsasakang tumigil sa pagtatanim at pumasok sa maliitang pagmimina. Kahit sa panahong maganda ang kuha ng ginto, sa loob ng siyam na oras na pagtatrabaho ay lampas P500 lamang kada tao ang kanilang kinikita sa isang araw.



**Wala ring pakinabang na napala ang mga mangingisda mula sa unang taon ni Marcos II.** Laganap pa rin ang kumersyal na pangingisda. Samantala, halos said na ang mga pangisdaang malapit sa pampang na siyang pinangingisdaan ng masang namamalakaya. Limitado lamang sa 15 kilometro mula sa baybayin ang maaaring pasukin ng mga mangingisda, ngunit pinapasok din ito ng mga iligal at malalaking bangkang pangisda.

Sa karanasan ng bayan ng Mercedes, aabot lamang sa abereyds na P150 ang kita ng isang mangingisda sa pagpalaot ng dalawa hanggang tatlong araw.

Hindi rin maasahan ang ayuda ng gubyerno tuwing may sama ng panahon o sakuna. Nitong Hunyo, lampas dalawang linggong hindi nakapalaot ang mamamayan ng mga bayan ng Jose Panganiban at Capalonga dahil sa sama ng panahon.

Ngunit kahit ganito ang kalagayan ng mga pamalakaya, walang ibang binanggit si Marcos II kundi ang pag-amyenda sa Fisheries Code. Layunin lamang nito na lalo pang palawakin ang eryang pangisdaan para sa malalaki at komersyal na pangingisda. Hindi pinakinggan ni Marcos II ang panawagan ng mga mangingisda na ibasura ang naturang batas.

**Nananatili ring kalunus-lunos ang kalagayan ng mga manggagawa.** Walang binanggit si Marcos II tungkol sa umento sa sahod ng mga obrero, pagtatanggal ng kontraktwalisasyon at pagtataguyod ng makataong kalakaran sa paggawa. Tulad ng iba pang prubinsya sa rehiyon, nakapako sa P375 ang arawang sahod ng isang manggagawa sa Camarines Norte. Kulang na kulang ito upang tustusan ang maghapong pangangailangan ng isang pamilya.

Ang masahol pa, tahasang ipinagmamalaki ni Marcos II ang kanyang patakaran sa agresibong pag-eeksport ng lakas-paggawa. **Tuluy-tuloy na pinagkakakitaan ng reaksyunaryong gubyerno ang mga OFW at lalong pinasisinsin ang mga patakaran upang ibayo pang mapalaki ang bilang ng Pilipinong manggagawa sa ibayong-dagat.** Sa Camarines Norte, nasa 5,896 indibidwal ang nagtatrabaho bilang OFW sa 209,625 kabuuang pwersa sa paggawa noong 2015. Ngayong muli nang nagluwag ang mga bansa matapos ang pandemya at malaki ang kakulangan ng trabaho sa loob ng bansa, tiyak na higit pang lalaki ang bilang na ito.

Ibinabandera rin ni Marcos II ang mga proyektong imprastruktura, pagbabago sa sistema ng pagbubuwis at pagpapalakas ng pribado at dayuhang pamumuhunan bilang mga susing aspeto ng kanyang programang sosyoekonomiko. **Ngunit ang todo-largang pribatisasyon, deregulasyon, liberalisasyon at iba pang mga neoliberal na hakbanging ito ay lubhang mapaminsala sa mamamayan.**

**Ang mga dambuhalang proyekto sa imprastruktura ay malimit na kakambal ng sapilitang pagpapalayas at malawakang dislokasyon.** Lalo nitong pasasahulin ang kawalan ng seguridad sa tirahan ng masa.

Sa probinsya, wala pa ring nangyayaring makabuluhang pag-usad sa nakaplanong pagtatayo ng 58 housing units sa ilalim ng Jose Panganiban IP Housing Project (Beley No Mamanide-Kabihug) sa Brgy. Osmeña sa bayan ng Jose Panganiban. Noong 2020 pa ipinasa ang planong ito ngunit hindi pa rin natatapos ng nakaluklok na rehimen.

**Gayundin, napakaregresibo at sadyang kontra-maralita ang bagong sistema sa pagbubuwis na itinataguyod ni Marcos II.** Habang sandamakmak ang tax exemptions, tax holidays at insentibo para sa mga dayuhan at pribadong negosyo, patung-patong na dagdag buwis naman ang ipinapapasan sa mamamayan.

Kabilang sa mga ipapataw na bagong buwis ang buwis sa digital services, mga produktong may asukal at sigarilyo. Lubha itong makabibigat sa masang CamNorteño laluna't sa huling tala ay hindi bababa sa 90% ng populasyon ng buong lalawigan ang gumagamit ng isa o higit pang tipo ng digital service. Tatanggalan din ng tax exemption ang mga senior citizen at may kapansanan. Sa prubinsya, hindi bababa sa 65,157 ang bilang ng edad 60 pataas. Ang mga senior citizen ay bumubuo sa lampas 11% ng populasyon ng lalawigan.

**Lantaran na ring ipinauubaya ng rehimeng US-Marcos II ang mga batayang serbisyo tulad ng tubig at enerhiya sa pribadong sektor.** Sa suplay ng tubig, 75.79% ng populasyon ng Camarines Norte ang nakaasa sa water district. Ngayon pa lamang, nakapaloob na ang naturang water district sa isang joint venture agreement sa Prime Water na pag-aari ng pamilya Villar. Kung kaya, binabalikat ng masa ang mas mataas na singil sa naturang yutilidad at hindi maayos na serbisyo. Sa pagtutulak na mabuo ang Water Resources Management Office na sang-ayon sa rekomendasyon ng Private Sector Advisory Council, tiyak na lalo pang hihigpit ang kontrol ng mga pribadong konsesyon sa tubig.

Sa buong rehiyon, nasa Camarines Norte ang pinakamababang bilang

ng pasilidad sa tubig na pinangangasiwaan ng lokal na gubyerno. Labing-tatlo lamang ang mayroon sa lalawigan mula sa 435 water utility na nasa ilalim ng mga LGU at nasa 3.52% lamang ng populasyon ang kaya nitong serbisyuhan. Nangangahulugan ito na mayorya ang napipilitang umasa sa mahal na suplay ng tubig o kaya ay magkasya sa hindi ligtas at kulang na suplay.

**Sa larangan naman ng enerhiya, tuwiran ding apektado ang prubinsya sa 100% pagbubukas ng rehimen sa larangan ng renewable energy para sa dayuhang pamumuhunan.** Nitong Abril, napirmahan na ang kontrata para sa pagtatayo ng 1000 MW wind farms ng Copenhagen Infrastructure Partners sa Camarines Sur at Camarines Norte. Ang proyektong ito ng CIP ang pinakamalaki sa tatlong proyektong bahagi ng pinakaunang kontrata sa renewable energy na lubusang pinagmamay-arian ng mga dayuhan. Nitong Hunyo, nagsimula nang bumisita ang mga tauhan ng CIP sa mga target na bayan ng Capalonga at Jose Panganiban.

Dati nang may mga nakalinyadang proyekto sa enerhiya sa prubinsya. Ang mga ito ay pawang pag-aari ng mga pribadong negosyante. At kung gayon, magsisilbi lamang para sa paghakot nila ng tubo at hindi bilang serbisyo sa masa.

Hinihikayat din ng rehimen ang dagdag pang pamumuhunan sa pagmimina kahit na hindi

| | | |
|---|---|---|
| **COMMITTED PROJECTS** (MGA KONTRATANG PATUNGO NA SA IMPLEMENTASYON) | | |
| Colasi Hydroelectric Power Plant | Colasi Mini Hydro Electric Power Plant Corporation | Mercedes |
| Daet Hydroelectric Power Project | DLM Konstruct Albay Renewable Energy JV Corp | Daet |
| Labo Battery Energy Storage System | Universal Power Solutions Inc. | Brgy. Mahawan-hawan, Labo |
| **INDICATIVE PROJECTS** (MGA NAKALINYADANG KONTRATANG PINAG-AARALAN PA AT HINDI PA NAAAPRUBAHAN) | | |
| H & WB PCB Supercritical Coal-Fired Power Plant - Unit 1&2 | H & WB Asia Pacific (PTE LTD) Corporation | Jose Panganiban |
| PAVI Green San Vicente Solar Power Plant Project | PAVI Green Renewable Energy, Inc. | Brgy. Cabanbanan, San Vicente |
| Labo Energy Storage Project | Cell Power Energy Corporation | Labo |

naman ito pinakikinabangan ng mamamayan. Sa prubinsya, 11,592.55 ektarya na ang sinasaklaw ng 11 Mineral Production and Sharing Agreements at limang aprubadong exploration permit mula noong 2018. Kabilang dito ang 2,984 ektaryang kontrata ng Mt. Labo Exploration and Development Corp. (MLEDC) para sa Mabilo Gold Project nito. Natapos na noong Mayo 2022 ang eksplorasyon ng MLEDC at nagbabalak nang simulan ang pagmimina. Ngunit sa kabila ng laki ng mga kontrata sa pagmimina, abereyds na 103 lamang na trabaho ang nadadala ng mga ito. Ito ay datos mismo ng gubyerno mula 1999 hanggang 2018.

**Habang lango si Marcos II sa pagbebenta ng kanyang ilusyon ng pag-unlad, maraming isyu ang masang CamNorteño at sambayanang Pilipino na ni hindi niya nabanggit.**

**Wala siyang ni isang puntong binanggit para sa karapatan ng mga katutubo, pagpapahusay ng kanilang pamumuhay, preserbasyon ng kanilang kultura at pagtatanggol sa kanilang lupang ninuno.**

**Wala rin siyang binanggit kung paano balak tugunan ng rehimen ang problema sa matinding militarisasyon sa mga komunidad at patuloy na paglabag sa karapatang tao ng AFP-PNP-CAFGU.** Mula Hulyo 2022, hindi bababa sa 23 kaso ng



paglabag sa karapatang-tao ang naitala sa prubinsya. Kabilang na rito ang dalawang kaso ng ekstrahudisyal na pamamaslang.

Ang unang biktima ng pamamaslang ay ang 17 anyos na si Argie Salvador, isang katutubong Manide at manggagawa sa ilalim ng TUPAD-DOLE. Si Salvador ay naghahanap ng pulot (honey) nang pagbabarilin ng militar sa Sityo Sapang Bato, Brgy. Canapawan, Labo noong Pebrero 11. Matapos ng krimen, pinalabas na kasapi siya ng NPA na napatay sa engkwentro.

Ang sumunod naman ay ang pagpatay sa sibilyang si Romeo Agua noong Mayo 15 sa Brgy. San Jose, Jose Panganiban. Ayon sa kapamilya ng biktima, paahon sa bahay sa bundok si Romeo para pakainin ang kanilang alagang baboy nang harangin at hulihin ng mga elemento ng 9th IBPA. Iginapos ang biktima at pinahirapan bago pinagbabaril nang pitong beses sa katawan at isang beses naman sa bibig. Ayon pa sa mga saksi, isinubo ang baril sa biktima saka pinaputok.

Hindi pa kabilang sa mga kasong ito ang sunud-sunod na insidente ng sapilitang pagpapasuko sa mga sibilyan, maramihang pagdakip sa kurso ng mga Simultaneous Anti-Criminality and Law Enforcement Operations (SACLEO) at mga pinaslang sa nagpapatuloy na madugong gera kontra-droga ng gubyerno.

**Hindi madadala ng mabubulaklak na salita at enggrandeng pangako ni Marcos II ang masa ng Camarines Norte. Alam nilang walang tunay na pagbabagong maaasahan mula sa isang papet, pahirap at pasistang rehimen. Mulat sila sa pangangailangang itaguyod ang sariling pakikibaka at palakasin ang makauring pagkakaisa upang makamit ang pinakahinahangad na tunay na panlipunang pagbabago at katarungan.**

## Mga Kwento ng Hilagang Camarines sa panahon ng batas militar

G*olden era. Panahon ng kaalwanan at kapayapaan. Panahon ng pag-unlad at pagkakapantay-pantay.* Ito ang larawang nais ipalit ng pamilyang Marcos sa madilim na katotohanan ng batas militar. Bagamat inuubos nila ang lahat ng maaaring pamaraan upang itulak ang rebisyunismo ng kasaysayan, hindi kailanman makalilimot ang sambayanang Pilipino. Ang mga kwento ng pighati, pakikibaka at tagumpay ng buong sambayanang Pilipino ay patuloy na dadaloy at aalalahanin ng kasalukuyang henerasyon at ng mga susunod pa.

Sa gitna ng lagim ng batas militar, ang buhay at pakikibaka ng masa ng Camarines Norte ay nagluwal ng napakaraming kwento – mayroong nakakaiyak, nakakagalit, nakakagalak at higit sa lahat nakakapagpaalab ng diwang mapanlaban. Sa pagsulong sa hinaharap, armas ng bawat isa ang paglingon sa kasaysayan, pag-alala sa mga pinagdaanan at pagtangan sa kapasyahang ipagpatuloy ang mga nasimulan.

### Kwento ng pang-aapi

Tulad ng ibang bahagi ng bansa, ihinasik din ng diktadurang Marcos ang napakasahol at brutal na gera kontra-mamamayan sa buong Camarines Norte. Pinabaha niya ang dugo at pinamayani ang karahasan alang-alang sa pagpapanatili ng sarili sa kapangyarihan. Ilan sa mga tampok na kwento ng pasismo ang sunud-sunod na pataksil na pamamaslang sa mga aktibista at pulang mandirigma mula 1973 hanggang 1975, Daet Massacre noong 1981 at ang Matibay Massacre noong 1983.

Mula Disyembre 1973 hanggang Oktubre 1975, hindi bababa sa 30 kaso ng pamamaslang ang naitala



*mula sa Project Gunita*

sa Camarines Norte at ilang bayan ng Quezon. Kabilang sa mga ito ang taksil na pagpatay sa pulang mandirigmang hors de combat na si Jaime Velasco. Nahuli siya sa Brgy. Bosigon sa bayan ng Tagkawayan noong Disyembre 10, 1974. Kinabukasan, dinala at pinatay siya ng militar sa prubinsya ng Camarines Norte.

Noong Pebrero 9, 1975, pinatay ang magsasakang si Filemon Atienza, 65 anyos, ng mga elemento ng Philippine Constabulary (PC) at militar sa Brgy. Exciban sa bayan ng Labo. Pinagnakawan pa ang biktima at pinalabas na kasapi ng NPA.

Isang linggo matapos nito, noong Pebrero 16, 1975, dalawang bilanggong pulitikal mula sa Camp Wilhelm ang dinala sa San Luis, Guinayangan, Quezon at pinatay. Ang mga biktima ay sina Francisco 'Ka Kiko' Portem, isang pulang mandirigma, at Carlos 'Ka Caloy' Artuz San Jose, kabataang aktibista. Ang dalawa ay nahuli ng II MIG sa Bikol noong Disyembre 1974.

Sila ay nanggaling sa Sorsogon at dumaan sa bahay ni Ka Kiko sa Polangui, Albay. Ang naging drayber nila ay isang militar na action agent ng gubyerno kaya madali silang nadakip at nadala sa Quezon. Doon na sila sinalbeyds.

Noon namang Agosto 1975, dinukot at pinatay ng isang yunit ng Civilian Home Defense Force (CHDF) sa pamumuno ni Ciriaco Inocentes ang magsasakang si Jose Esperanzati sa Brgy. Cabatuhan, Labo, Camarines Norte.

Naganap naman ang Daet Massacre noong Hunyo 14, 1981, dalawang araw bago ang eleksyong presidensyal. Humigit-kumulang 4,000 magsasaka mula sa 20 baryo ng bayan ng Basud at Imelda (San Lorenzo Ruiz) ang nagmamartsa noon patungong Daet upang dumalo sa isang malaking rali para sa



*mula sa Project Gunita*

boykot na pinamumunuan ng Kilusan ng Mamamayan para sa Tunay na Demokrasya (KMTD).

Hinarang sila ng 35 elemento ng PC at CHDF na pinamumunuan nina Lt. Col. Nicasio Custodio, pinuno ng PC sa prubinsya, at ni Capt. Joseph Malilay ng 242nd PC Company sa diversion road ng Daet-Basud sa baryo Camambugan, Daet. Pinatigil sila at inutusang maghiwa-hiwalay at umuwi na. Ngunit iginiit ng mga nagmamartsa – lalaki, babae't bata – ang kanilang mga demokratikong karapatan. Ipinagpatuloy nila ang martsa.

Dito na sila walang habas na pinagbabaril. Matapos ang pagpapaulan ng bala, apat ang patay habang 25 naman ang nasugatan sa mga raliyista. Ang mga napaslang ay sina Benjamin Suyat, Elmer Lagarteja, Jose Alcantara at Rogelio Guevarra. Kabilang naman sa sugatan sina Rosita Arcega, Lope Sarical, Crispin Abad, Jaime Molina, Ernesto Encinas, Ernesto Recafrente, Raul Marilag, Alejandro Tolentino, Reynaldo Rivera, Teofilo Quiñones, Jaime Quina, Noel Clasio at Silvino Abanador.

Wala pang isang buwan matapos ang masaker ay hinuli ng mga pasista si Atty. J. Antonio Carpio, tagapangulo ng KMTD, sa Daet. Ikinulong si Carpio sa isang kampo ng militar sa Legazpi City, Albay. Isa pang lider ng KMTD na si Grace Vinzons Magana ang ikinulong.

Noong 1982, ipinakat sa prubinsya ang isang PC unit na tinawag na Task Force Verbena na nasa kumand ni Lt. Nestor Ramos. Dagdag ang TFV sa 400 elemento ng 31st IB, 484 elemento ng 45th IB, 242nd PC Company, 245th PC Battalion at isang kumpanya ng Philippine Air Force. Ang pagdami ng nakadeploy na pasista sa Camarines Norte ay hudyat din ng higit pang pagsahol ng mga pang-aabusong militar. Isa sa mga pinakatampok ang Matibay Massacre kung saan maging mga bata ay sinakmal ng dahas ng mga berdugo.

Noong Hunyo 22, 1983, pinaulanan ng bala ng yunit ng 45th IB ang tahanan ng pamilyang Magtibay. Napatay ang ama na si Billy Magtibay; ang kapatid nitong si Emma, 12 anyos; mga anak na sina Mylene, 6 anyos; Chang, 4 anyos; at Freddie, 2 anyos. Ninakaw din ang mga gamit at alagang hayop ng pamilya.


*mula sa FQS Library*

**Kwento ng pagsasamantala**

Hindi lamang pasismo ng estado ang nakamamatay noon sa panahon ng batas militar ni Marcos Sr. Araw-araw ding pinapatay ang masa sa matinding karukhaan at kagutuman. Sa ilalim ng batas militar lubhang masahol ang pagsasamantala sa mga manggagawa at magsasakang Pilipino.

Sa Camarines Norte at buong bansa, P6 hanggang P7 lamang ang sahod ng mga manggagawang bukid habang P10 naman ang sa abereyds na manggagawa sa mga sentrong bayan noong 1975. Ang mga kitang ito ay sangkanim (1/6) at sangkapat (1/4) lamang ng dapat na halagang maiuuwi ng mga manggagawang bukid at obrero. Lalo ring maliit ang tunay na halaga ng mga sahod na ito laluna't aabot sa 140% ang tantos ng pagtaas ng presyo ng mga bilihin sa parehas na panahon.

Ayon pa sa pag-aaral ng Kalayaan Research Group na ilinathala sa Liberation, tatlong minuto pa lamang ng pagtatrabaho ay nabuo na ng isang manggagawa ang halagang ibinabayad sa kanya ng mga kapitalista. Kaya ang nalalabing pitong oras at 57 minutong paggawa niya ay lumilikha na ng tubo para sa kanyang amo.

Sa loob ng 15 taon, mula 1956 hanggang 1971, ang tantos ng pagsasamantala sa industriya ay aabot sa 78%. Ngunit sa unang dalawang taon ng batas militar, pumalo ito ng 110% at umabot sa kabuuang 180% sa loob lamang ng apat na taon (mula 1971 hanggang 1975).

Subalit mas masahol pa nang ilang ulit ang kalagayan ng mga manggagawang agrikultural sa Camarines Norte na kalakhan ay nasa mga plantasyon noon ng niyog. Halos limos lamang ang ipinapasweldo sa kanila ng mga panginoong may-lupa. Sa ilalim ng sistemang pakyaw, upang maabot ang quota ay kinakailangan ang hindi binabayarang lakas-paggawa ng

mga kapamilya ng manggagawang bukid.

Sa isang abereyds na plantasyon ng niyog sa Timog Luzon partikular sa Quezon at Bikol, kalimitang aabot sa 90% ang naibubulsa ng mga panginoong may-lupa sa netong kita.

**Kwento ng paglaban**

Ngunit saanman naroon ang kadiliman ay laging naroon ang liwanag. Saanman may pighati ay may pag-asa. At natagpuan ng mamamayan ng Camarines Norte ang kanilang liwanag at pag-asa sa landas ng armadong pakikibaka.

Kasabay ng lumalakas at lumalawak na ligal na kilusang masa, umuusbong at mabilis na lumalaganap at yumayabong sa prubinsya at kapuluan ang binhi ng armadong rebolusyon. Ilinuwal nito ang mga bayani ng sambayanang tulad nina Ka Pater, Ka Sendong, Ka Tarsan, Floro Balce at Armando Catapia. Magkakaiba man ng pinagmulan, sila at ang libo pang mga Pulang mandirigma at kumander ng BHB ang nagyaman sa rebolusyong Pilipino sa gitna ng unos ng batas militar.

Sina **Ka Pater, Ka Sendong at Ka Tarsan** ay mga dating mandirigma ng Hukbong Mapagpalaya ng Bayan (HMB). Si Ka Pater ay anak ng isang organisador ng Pambansang Katipunan ng Magbubukid (PKM) Albay. Ipinasok siya ng kanyang ama sa paaralang pang-kadre ng Reco 5 (Regional Command-Bicol) ng HMB. Sina Ka Sendong at Ka Tarsan naman ay mula sa hilagang Camarines Sur na naugnayan ng HMB sa kurso ng




*mula sa bidyung Origins: Current Events in Historical Perspective*

mula sa Arkibong Bayan



kanilang gawaing ekspansyon noong dekada ’50. Matapos ang ilang panahong pagkilos, sila ay napiit sa Muntinlupa hanggang sa kalagitnaan ng dekada ‘60.

Nang makalaya, nanirahan ang tatlo sa magubat na bahagi ng hangganan ng Quezon-Camarines Norte. Si Ka Pater sa Tagkawayan, Quezon habang ang dalawa naman ay sa Labo, Camarines Norte. Dito sila naugnayan ng isang yunit ng Bagong Hukbong Bayan noong 1973. Tuwang-tuwa sila nang muling maugnayan ng mga kasama sa ilalim ng muling tatag na Partido Komunista ng Pilipinas. Hindi sila bumitiw sa pag-asang magpapatuloy ang rebolusyon.

Mula noon ay nadugtungan na ang kwento ng kanilang pagkilos para sa rebolusyon. Si Ka Sendong ay nanguna sa pag-oorganisa sa kanilang baryo na siyang naging base sa ekspansyon sa Camarines Norte. Si Ka Pater ay nanguna rin sa pagtatayo ng mga organisasyong magsasaka, kabataan at kababaihan. Samantala, si Ka Tarsan naman ay naging masigasig na taguyod ng mga kasama. Kahit na hirap siya sa paglalakad dahil sa tama ng bala sa tuhod noong siya ay kasapi pa ng HMB, madalas siyang naghahatid ng saku-sakong kamote sa base ng mga kasama.

Bagamat matagal nang kasapi ng HMB, hindi naging kasapi ng lumang Partido sina Ka Sendong at Ka Tarsan. Kaya anong galak ang naramdaman ni Ka Tarsan nang sa wakas ay imbitahan siyang maging kasapi ng bagong Partido noong 1975.

Ngunit bago pa man makapanumpa, nahuli ng kaaway si Ka Tarsan habang nagsasakyada ang mga ito

sa kanyang baryo. Habang dinadala siya papunta sa kampo ng PC ay nalulungkot siyang hindi niya makukumpleto ang kanyang aplikasyon sa Partido. Nababahala siyang malilimutan siya ng mga kasama dahil hindi pa siya nakatala sa listahan ng mga kasapi.

Sa kabutihang palad, nakalaya si Ka Tarsan. Agad siyang nagtungo sa mga kasama at pagkatapos mag-ulat ng nangyari sa kanya ay nagpasa na agad ng kanyang aplikasyon. Ganoon kataas ang pagpapahalaga niya sa Partido.

Noong 1976, ang tatlo ay naging mga ganap na kasapi ng Partido at pultaym na kadre na tumulong sa ekspansyon sa Camarines Norte. Ang anak ni Ka Pater, si Ka Nelda, ay sumapi rin sa BHB kalaunan. Sina Ka Pater, Ka Sendong at Ka Tarsan ay mga binhing pinagmulan ng malakas at matatag na rebolusyonaryong kilusang gumapi sa diktadurang Marcos at patuloy na sumusulong magpasahanggang ngayon.

Tulad nila, tunay ding anak ng bayan si **Floro 'Ka Poloy' Balce.** Siya naman ay tubong Camarines Norte na kalaunan ay inialay ang kanyang panahon at buhay para sa rebolusyonaryong adhikain sa iba't ibang bahagi ng Kabikulan.



*larawan ni Floro 'Ka Poloy' Balce, mula sa Pulang Hamtik*

Ipinanganak si Ka Poloy sa San Gregorio Village, Daet. Bunso sa pitong magkakapatid. Habang lumalaki, itinuturing siyang 'isa sa pinakamahuhusay na anak ng Camarines Norte'. Matalino kasi't laging nasa top ng klase mula elementarya hanggang kolehiyo.

Pumasok siya sa University of the Philippines sa kursong BS Electrical Engineering noong 1973. Habang nagpapakitang-gilas sa akademiks ay masigla rin siyang lumalahok sa iba't ibang organisasyon. Sa gitna ng kanyang pagsama sa iba't ibang aktibidad ng mga organisasyong kanyang kinaaaniban, unti-unti rin siyang namumulat sa reyalidad ng lipunan. Matapos ang ilang taon, narekluta siya sa Partido noong 1976.

Noong 1978, sa ikaapat na taon ng kanyang kurso, nagpasya si Ka Poloy na tumungo na sa kanayunan at maging mandirigma ng sambayanan. Pagdating niya sa Bikol, idineploy siya sa Partido area ng Camarines Sur. Naging kasapi siya ng mass work team na ang pangunahing gawain ay balikan ang dating mga base nina Romulo 'Ka Che/Kumander Tangkad' Jallores.

Masigla si Ka Poloy sa pagtupad sa rebolusyonaryong gawain. Aniya sa isang sulat, "kung matuturuan ko ang mga bata ng halaga ng kabutihan at nasyunalismo, labis ko itong ikagagalak". Ganito niya kamahal ang kanyang kapwa: tinalikdan niya ang pangako ng maalwang buhay sa labas at piniling igugol ang oras sa paglilingkod sa masang inaapi't pinagsasamantalahan.

Noong Hunyo 30, 1978, sa gitna ng matinding operasyon ng kaaway, napalaban ang yunit nina Ka Poloy. Isa siya sa tatlong tinamaan. Nakuha siya ng militar at dinala sa kampo nila sa Brgy. Caraycayon, Tigaon, Camarines Sur. Noong araw ding iyon, nalagutan ng hininga si Ka Poloy. Ngunit hindi agad nakuha ng kanyang pamilya ang kanyang bangkay dahil agad itong ipinalibing ng militar sa sementeryo ng Tigaon.

Taong 1981, sa wakas naiuwi rin si Ka Poloy sa kanyang lupang tinubuan – ang makasaysayang bayan ng Camarines Norte.

Isa pang bayani ng sambayanang nagyaman sa kalupaan ng prubinsya si **Armando 'Ka Chito' Catapia.** Sa katunayan, dahil sa hindi matatawarang pag-aambag niya sa rebolusyonaryong layunin, ipinangalan sa kanya ang kumand ng BHB sa Camarines Norte.

Si Ka Chito ay ipinanganak sa Tagkawayan, Quezon. Dahil sa kahirapan ng buhay, pagkatapos ng elementarya ay hindi na siya nakapasok ng sekundarya. Ngunit hindi ito naging hadlang sa kanyang pagkatuto – sa loob at labas ng paaralan.

Dahil sa kanyang pagsisikap, napaunlad niya ang kanyang naipundar na maliit na lupain at pinagtamnan ito ng niyog at palay. Dito na rin siya nagpamilya. Ang pagmamahalan nilang mag-asawa ay nagbunga ng limang supling.

Sa huling bahagi ng dekada '70, naugnayan si Ka Chito at nabigyan ng mga rebolusyonaryong pag-aaral. Mula rito ay naging



*mula sa dokumentaryong Kasama*

aktibong organisador siya. Nanguna siya sa pagbubuo ng mga ganap na samahang masa sa iba't ibang baryo sa kabila ng matinding atake ng rehimeng US-Marcos Sr.

Noong unang bahagi ng dekada '80, sumumpa siya bilang kandidatong kasapi ng Partido at kalaunan ay naging ganap nang kasapi. Bilang bahagi ng kanyang tungkulin, pinangunahan niya ang pag-oorganisa ng isang malaking kilos-protesta sa kanyang bayan noong 1981. Ito ang mismong protesta kung saan naganap ang Daet Massacre. Ngunit sa halip na magupo ng takot, ay lalong nag-alab ang diwang mapanlaban ni Ka Chito.

Noong 1983 hanggang 1984, iba't ibang susing tungkulin sa komiteng magsasaka at seksyon ng Partido ang ginampanan ni Ka Chito. Noong huling bahagi ng 1984, nagpasya siyang magpultaym sa BHB at nadeploy sa Quezon at ilang bahagi ng Camarines Norte. Sa loob ng armadong kilusan, ipinagpatuloy niya ang kanyang pagkilos. At kalaunan, kasama ang kanyang asawang si Ka Marlyn.

Naging kasapi si Ka Chito ng Komiteng Tagapagpaganap-Sangay sa Militari Sektor (KT-SMS) at tumayong pangalawang kalihim at giyang pampulitika nito. Kilala siya ng masa at kasama sa kanyang kasigasigan sa rebolusyonaryong gawain, pagiging mapagkalinga, matatag na rebolusyonaryong kadre at mahusay sa gawaing pampulitika kabilang na ang pagresolba sa problema ng masa.

Ilang buwan mula nang bawiin ang batas militar at mapabagsak ang diktadurang Marcos Sr., pinatay ng militar si Ka Chito. Noong Hulyo 1986, habang nakahimpil sila ng mga iba pang mga kasama sa bahay

ng masa sa Sityo Balagbag, Brgy. Mapulot, Tagkawayan, nakubkob at pinagbabaril sila ng militar. Napatay si Ka Chito at isa pang kasama, habang nadakip naman ng kaaway ang sugatang si Ka Marlyn.

Sila Ka Chito, Ka Poloy, Ka Tarsan, Ka Sendong, Ka Pater at lahat ng iba pang martir ng sambayanan na nagpunyagi at walang sawang lumaban noong panahon ng batas militar ang mga dakilang bayaning nagbantay sa kahabaan ng malagim na gabi nang masilayan ng susunod na henerasyon ang liwanag.

**Ang mga kwentong ito ay kwento ng mga salinlahing nagluwal sa mamamayan ng Camarines Norte sa kasalukuyan. Salamat sa kanila't narito ang henerasyong ito ngayon. Kung kaya, mahigpit na tungkulin ng kasalukuyang henerasyon na itanim sa alaala at baunin sa bawat saglit ang mga kwentong ito ng pakikibaka, pagmamahal at pag-asa. Hindi maaaring pahintulutang burahin at baguhin ng mga Marcos, kanilang mga alagad at ng mga naghaharing-uri ang kasaysayan ng Camarines Norte – ang kwento ng mamamayan at ng kanilang dakilang rebolusyon.**

☆☆☆



# DUGUANG MGA KAMAY

ni Tatay Andres

Labing-anim na taon ako nang ideklara ni Marcos ang batas militar noong 1972. Hindi ko iyon malilimutan dahil matindi ang iniwan nitong takot at ligalig sa puso at isip naming mga karaniwang mamamayan. Kasabay ng pagpataw niya ng batas militar, biglang naglaho ang salitang demokrasya para sa amin. At saksi ang aking mga mata sa kalagiman at kaguluhan.

Binatilyo ako noon kaya madalas kaming dumayo ng mga kaedad ko sa mga karatig-baryo kapag may sayawan. Mahilig kaming pumunta at dumalo sa mga pagtitipon at kasiyahan. Ito ang aming libangan sa panahon ng pahinga sa produksyon. Ngunit natigil ito at nalimitahan ang aming pangkaraniwang aktibidad nang ipatupad na ang batas militar.

Simula noon, walang lugar dito sa aming bayan na walang presensya ng militar. Pinaghigpitan ang mga aktibidad ng sibilyan. Kaunting mintis at maling sagot kapag inimbestigahan ay kinukulata ng baril at binubugbog kaya halos ‘di makapagtrabahaho ang mga tao noon lalo yaong mga nasa bukid sa takot na abutan ng militar at mainteroga.



*mula sa Manila Bulletin*

May tinatawag din noon na Long Range Patrol (LRP). Isang grupo ng mga bilanggo na pinakawalan ng diktador na Marcos Sr. para maghasik ng takot at karahasan sa mga komunidad sa baryo at kabundukan. Kasama ng LRP ang militar. Nakakatakot



larawang kuha ni Susan F. Quimpo

ang mga hitsura nila. Malulupit din sila sa masa. Marami silang kaso ng pambubugbog, pag-akyat-bahay, pagnanakaw, panggagahasa at pagpatay sa lugar namin.

Matapos mawala dito sa amin ang LRP, pumalit naman ang Philippine Constabulary (PC) at Civilian Home Defense Force (CHDF) noong 1977. At mas naging malupit pa sila sa mga sibilyan.

Mayroong tatlong pinatay dito sa lugar namin na mag-aamang mag-uuway. Mga taga-bayan sila ng San Lorenzo Ruiz. Nasumpungan sila ng mga PC na noon ay pinamumunuan ni Sarhento Dacullo. Mula sa gubat, dinala sila sa isang lugar na sakop ng Brgy. Baay sa Labo. Pinasakbit ng baril ang tatlo at inutusang pumunta sa isang bahay na walang tao. Pagdating doon sa bahay, naroon ang isang pwersa ng PC at pinagbabaril ang mag-aama. Pinalabas ng PC na ang kanilang mga pinatay ay mga myembro ng NPA. Ipinakita pa sa mga taumbaryo ang mga bangkay ng mga ito.

Pinalibing ang tatlo ni Mayor Tenorio na noo'y alkalde ng bayan ng Labo. Huli na nang malaman ng pamilya na mayroong ipinalibing ang munisipyo. Ang mga biktima pala ay matagal ng hinahanap ng pamilya dahil matagal nang hindi na umuuwi mula sa pag-uuway.

Matapos ang pangyayari na iyon, mas lalong natakot ang mga tao. Sinuman ay maaaring gawan din ng kwento, patayin at iparadang kaswalti sa pekeng engkwentro.

May isang pagkakataon din noon na nakasumpong ako ng militar na may kasamang dinakip na taong nakagapos pa ang mga kamay. Ang hinuli ay mula sa pamilya ng mga Delos Santos. Naghahanap ito ng baboy damo at may dalang de-sabog na baril kaya hinuli. Simula noon, hindi na siya muling nakita pa kahit ng kanyang pamilya.

Kaya lahat ng mga nasa bundok na naninirahan at naghahanapbuhay ay napilitang magsipag-uwian sa baryo. Marami noong naiwan na mga lupain at napabayaang kabuhayan. Duguan ang mga kamay ng diktadura hindi lamang dahil sa karahasan at pagmamalabis kundi pati sa pagpatay sa masa sa pamamagitan ng gutom at kahirapan.

Ang pagbabalik ng mga Marcos sa estado poder sa pamamagitan ng manipulasyon ng amo nitong US ay katumbas ng panibagong panahon ng lagim at kaguluhan para sa mamamayan. Mamanahin ng kasalukuyang rehimen ang patakaran ng estado na kalupitan, karahasan at pang-aapi laban sa mamamayan.

Ngunit dahil may rebolusyonaryong kilusan at nakaugat na ito sa bawat mamamayang inaapi at pinagsasamantahan, hindi na muli kami makapapayag na yurakan at dustain ang aming karapatan at kabuhayan. Kailangang patuloy na alalahanin ng kabataan at kasalukuyang henerasyon ang tindi ng kalupitang sinapit naming mga nauna sa kanila sa kamay ng pamilyang Marcos. Nang sa gayon, sila ay makasabay sa aming pakikibaka para sa pagpapanagot sa mga Marcos at kanilang mga pasistang alagad - silang duguan ang mga kamay.


*larawang kuha ni Susan F. Quimpo*

# SIBILYAN SIR, SIBILYAN

ni Ka Marta

Bahagya nang tumitindi ang sikat ng araw habang naglalakad kami ng aking nwebe anyos na apong si JR. Papunta kami sa bahay ng isa ko pang anak. At dahil malayo iyon at aabutin kami ng hapon sa paglalakad, nagbaon na lamang kaming dalawa. Kung alas-otso kami nagsimulang maglakad, darating kami doon ng mga alas-kwatro o alas-singko ng hapon. Kaya ang balak ko ay doon na mananghalian sa bahay ng aking kumareng si Ading. Malapit na sa kalagitnaan ng aming rurutahin ang kanilang bahay kaya magandang doon makipahinga.

Dahil malimit ang pagpapahinga naming mag-lola, pasado alas-onse na kami nakarating kina Mareng Ading. Nagkakaedad na kasi kaya medyo mahina-hina na rin ang tuhod ko laluna sa paahon.

*"Mare! Oy, magandang tanghali,"* malakas kong pagbati habang naglalakad sa kanilang bakuran.

*"Aba, tuloy kayo! Saan baga ang inyong punta at tanghali na,"* malakas rin nitong turan habang palabas ng bahay.

*"Ay, pupunta kami doon sa bahay ng aking anak. Maaga nga kaming nag-alis at baka anakin kami'y gabihin,"* paliwanag ko.

*"Ay siya! Tamang-tama. Sabay-sabay na tayong kumain at naggulay ako dyan ng laman ng gabi,"* pag-aaya ni Mareng Ading habang nagpupunas ng lamesa.

Sabay-sabay na nga kaming dumulog sa hapag. At syempre pa, kung anu-anong kwentuhan hanggang matapos kumain. Habang nagpapahilan kami sa balkon ay biglang lumapit sa akin si Mareng Ading.

*"Mare, ang alam ko ay mayroong militar dyan sa dadaanan ninyo. Mga naggagala na naman. Madaming bakas ng kombat diyan sa bulasan. Nakita nung kapit-bahay namin na nag-ula ng kalabaw kaninang 'maga,"* nag-aalala ang hitsura ng aking kaibigan.

*"Ay naku, Mare. Hindi naman maaaring hindi kami matuloy dahil ang inaasahan ng anak ko ay ngayon kami darating. Baka mag-alala 'yun. Wala pa naman akong cellphone o kaya number na maaaring i-text,"* giit ko.

*"Ay tama, nand'yan si Uloy, magpahatid na lang kayo,"* sabi niya habang nakatingin sa kinauupuan ni Uloy. Si Uloy ay pinatira ni Mareng Ading sa kanila dahil wala nang mga magulang. Nasa 26 anyos na ito.

*"'Wag kang mag-alala, Mare dahil 'di ako takot sa mga 'yan. Dahil sibilyan naman kami, ah. Sa tanda ko ba namang ito, ano pa ang gagawin nila sa akin."*

*"Aba'y ewan daw sa iyo,"* paismid na turan sa akin ni Mareng Ading.

*"Alam mo naman ang militar na iyan, mabait lang kapag nasa harap ng kamera. Pero kapag wala, laluna sa bundok ka masumpungan ng mga iyan, aba ay katakut-takot na interogasyon ang ginagawa. Ang masaklap pa kung ilibing ka rin nang buhay. Tingnan mo 'yung nangyari sa Patalunan*,"* paliwanag pa niya.

Sa loob-loob ko, may punto nga naman si Mareng Ading. Mabuti na lamang at ipapahatid niya kami kay Uloy. Ilang minuto pa ay naglakad na kami.

Siguro ko, trenta minuto na kaming naglalakad nang tumigil si Uloy.

*"Militar, tama nga talaga si Mareng Ading,"* usal ko sa sarili.

*"Oh! Saan kayo papunta,"* pahagsik na tanong ng militar na nasa unahan.

Pumwesto ako sa unahan ni Uloy at inunahan siya sa pagsagot, *"dyan, sir, sa aking anak."*

*"Sigurado kayo?"*

Pagdududa ng isa pa habang titingin-tingin sa aming mga dala-dala.

*"Hala! Sige, dalian lang ninyo!"*

Wala na silang maraming sinabi. Sa tingin ko ay mukhang nagmamadali ang mga militar na ito.

*"'Buti na lang, hindi masyado nagparatatanong ang mga ulupong na iyon,"* sabi ko kay Uloy.

Makalipas ang kwarenta minutos na dire-diretso at walang pahingang lakad, nagdahan-dahan na kami lalo't saktong paahon sa isang bundok.

*Pak! Pak! Pak!*

Putok ng baril! Hanap-hanap ko ang pinagmumulan ng mga putok. Ilang saglit bago ko napagtantong kami na pala ang pinagbabaril. Pagtingin ko sa ibabaw ay nakahilera ang mga unipormadong militar na bumabaril sa amin.



*"Sibilyan sir! Sibilyan!"*

Panay ang sigaw ko habang kinukupkop ko ang aking apo para yumuko. Ngunit hindi nila ako pinakinggan! Kundi, mas lalo pang dumami ang putok papunta sa direksyon naming tatlo. Mabuti na lang at mayroong lubak sa tapat namin. Iyon ang pansamantalang naging panangga namin.

*"Tiya, umatras na po kayo dito sa may ibaba,"* pabulong na sabi ni Uloy habang inaakay kaming mag-lola. Bumaba kami sa may bahaging masukal. Sinuot namin ang makakapal na lamunan at sa edad ko na 64 ay natalon ko ang medyo matarik na bangin bitbit ang aking apo.

Mabuti na lang at kabisado ni Uloy ang lugar na iyon. Binagtas namin ang ilog hanggang sa makarating kami sa isang koprasan malapit sa bahay ng aking anak. Doon kami nagpahinga saglit bago dumiretso sa bahay ng anak ko.

Sobra ang naramdaman kong takot. Sa sandaling nakapahinga kami sa koprasan na iyon ay saka ko lang din naramdaman ang matinding sakit galing sa mga gasgas sa aking katawan. Maging ang aking apo at si Uloy ay marami ring gasgas. Hindi makapagsalita ang apo ko sa sobrang takot.

Hanggang ngayon, hindi ko malimut-limot ang pangyayari na iyon. Akala ko ay hindi na kami makakaalis nang buhay doon. Takot na takot din ang aking apo na ilang panahon ding na-trauma sa pangyayaring iyon lalo at bata pa siya. Akala ko, dahil matanda na ako at bata ang kasama ko ay hindi kami babarilin. Akala ko rin ay titigilan na ang pambabaril sa amin nang magpakilala akong sibilyan kami. Tama nga si Mareng Ading. Para sa mga utak-pulburang militar na iyon, walang halaga ang salitang sibilyan.

---

*Patalunan massacre: tatlong magkokopra ang ilinibing nang buhay ng tropa ng 9th IDPA sa Brgy. Patalunan, Ragay, Camarines Sur noong Mayo 18, 2018. Ang mga biktima ay sina Roberto Ramos Naris, 30; Ronel Naris, 28; at Antonio Bonagua Delos Reyes, 19.*

# DEKADA '80

ni Ka Martin Magtanggol

*unang inilimbag sa Tilamsik Special Issue Setyembre 2016*

Ito ay kuwento ng karanasan ng mga tao sa aming baryo. Kahit tapos na ang batas militar, nandoon pa rin ang pagiging berdugo ng mga sundalo. Ito ay narinig ko sa aking ama at may ilang bahagi na alam at tanda ko na. Nangyari ito sa pagtatapos ng dekada ‘80.

Noong bata pa ako, mga apat o pa-limang taong gulang pa lang ‘ata ko noon, apat kaming magpipinsan na nakatira sa bahay ng aming lola. Tila bahay-ampunan ito ng mga apo. May mga dumadaan sa bahay; may mga pumapasok at may tumatago sa dilim. Hindi ko naman ‘yon pinapansin. Wala pa akong alam kaugnay sa mga nakikita ko.

Isang hapon, noong pista ng bayan, naglalaro kami ng isa kong pinsan sa kanlong ng punong mangga. Si Papa naman ay nagbabasa ng diyaryo. Bigla siyang tumakbo pababa, papunta sa kalsada. May mga nagsusuntukan na apat na tao. Pumulot si Papa ng bato at sinuntok ang isa; nawalan ito ng malay. Ang isa naman ay tumakbo at sumakay ng dyip. Bago tuluyang makaalis, nagbanta ito.

*“Pare, babalik ako! Reresbak tayo!”*

Mga sundalo pala ‘yun. Iyong naiwang dalawa pa ay mga kaibigan ni Papa. Tinulungan ni Papa na bumangon ang naiwang sundalo. Tumulong na rin ang isa pang tanod. Inalalayan at dinala nila ang sundalo sa kampo; pangatlong baryo ito mula sa amin. Mga kalahating kilometro pa lang yata ang nilalakad nila nang masalubong nila ang isang trak ng mga sundalo na susundo sa kasamahan nilang nabugbog. Pati silang dalawa na umalalay ay isinama para sa imbestigasyon. Doon si Papa nakaramdam ng takot at kaba, dahil sigurado, kapag nagkamalay na ang sundalo, ituturo siya nito bilang kasama sa mga nambugbog.

Ayon sa kuwento ng dalawa niyang barkada, galing sila sa pista ng bayan. Sumakay sila ng dyip, kahit lasing ay sumabit pa. May sumabit ding dalawa pa na lasing din.

*“Taga-saan kayo,”* tanong ng isa.

*“Taga-Baryo Marupit po,”* sagot naman ng barkada ni Papa.

mula sa Alab Multimedia



*"Mga NPA ang tao d'yan,"* sabi nung isa, *"inambus kami d'yan. Buti na lang at mabilis ang patakbo ng drayber namin. Siguro mga NPA din kayo? Hindi n'yo kami kilala, mga sundalo kami!"*

Pagdating nila sa kampo, sabi ng isang sundalo, "*damihan n'yo na ang pinapakulong tubig, ito na ang mga bagong ulam natin, ang mga bagong dating, kainin natin.*"

Hindi ito pinansin ni Papa. Pinagmasdan niya ang loob ng kampo. Pumasok sa isip niya na hindi ito kayang pasukin ng mga NPA. Malalim ang foxhole na tulugan, pati na rin ang running foxhole. Natigilan siya sa pag-iisip nang may biglang nagsalita.

*"Siguro mga NPA kayo?! Mga kasamahan n'yo ang nanggulpi sa kasamahan namin."*

*"Hindi po sir, mga tanod po kami,"* sagot ng kasama ni Papa.

Subalit sabi ng CO, *"palayasin n'yo na 'yan. Baka dumilim ang paligid, makasabay pa 'yan sa ospital."*

Pagkalabas nila ng kampo, agad silang sumakay sa traysikel at nagpahatid na pauwi.

Bandang alas-siyete ng gabi, habang kumakain kami ni Lola at isa kong pinsan, may biglang bumuhos na putok ng mga baril sa kalsada.

*"Dapa kayo, mga apo!"*

Dumapa kami sa ilalim ng mesa.

*"Nag-ambus na naman 'ata ang mga NPA,"* dagdag ni Lola.

Hindi kami sumagot dahil hindi naman namin alam 'yon. Ngunit napaiyak ang lola namin sa narinig niyang malakas na sigaw sa baba, *"lumabas ang mga lalaki!"*

*"Si Galog, si Papa mo, baka hulihin sila ng mga sundalo at bugbugin! Pati na rin ang layas na si Anthony, 'andun naman 'ata sa betamax, baka idamay din 'yon,"* sunod-sunod na sabi ni Lola habang umiiyak. Nanatili naman kaming tahimik at nakamasid na lamang dahil wala pang gasinong alam sa mundo.

Ilang minuto ang nakalipas nang may biglang kumatok sa aming pintuan.

*"Baka ang mga layas n'yo na 'yang kuya,"* sabi ni Lola. Bumangon siya at tumungo sa pintuan, habang nakasunod naman kami sa kanya.

Pagbukas ni Lola ng pinto, kahit madilim, aninag namin ang mga taong nakasuot ng itim at may mga baril, kasama si Kapitan.

*"Kayo po pala, Kapitan,"* sabi ni Lola.

*"Magandang gabi, Tiya Meroy! 'Andyan po si Galog,"* tanong ni Kapitan.

*"Ay wala po dito, kahapon pa nga hindi umuuwi,"* mabilis na tugon ni Lola.



*"Ay ganun ba! Kapag kami ang nakakita, bangkay na 'yon dadalhin dito! Aalis na po kami,"* sabi ng isang nakasuot na itim at may hawak na baril.

Napaupo bigla si Lola at halatang nanghina pagkaalis nina Kapitan.

*"Ikuha n'yo ako ng tubig, Joel,"* sabi niya sa pinsan ko.



mula sa Alab Multimedia

Noong panahon ding iyon ay hindi pa uso ang DVD at VCD. VHS pa lamang o betamax. May TV -- blak 'n wayt naman; wala pa noong colored TV, lalong-lalo na ang pa lamang ang may betamax, kaya may bayad pa. '

Ang panonood ng betamax ay nagsisimula ng alas-sais hanggang alas-otso o lampas pa kung may ka-dobol. Malakas din ang tunog na parang sinehan sa SM, lalo pa kung nakakabit sa stereo. 'Yun ang component noon, kaya hindi nila gaanong dinig ang putok ng baril.

*"Ano 'yon? Putok ng baril 'yon, ah,"* sabi ng isang nanonood.

*"Hindi, baka may nanunuod lang din d'yan sa kabila,"* sabi naman ng isa.

Si Epong ay isa rin sa mga nanonood. Nagpapagaling pa siya sa sakit na TB, kaya mahina pa ang kanyang katawan at pandinig. Naapektuhan din siya ng pag-inom ng gamot, kaya hindi niya narinig ang putok ng baril. Nagpaalam siya na lalabas para umihi.

*"Lumabas ang mga lalaki!"*

Narinig ito ni Ely — ang binabansagang 'Lonely Boy' dahil ma-edad na at hindi pa nakakapangasawa. Sumabay din siya kay Epong palabas.

Pagdating sa labas ay sinalubong si Epong ng tadyak at kulata ng baril ng mga PC. Nahulog siya sa kanal.



*"Bakit po sir, anong kasalanan ko,"* tanong niya habang umiiyak dahil sa natamong sipa, kulata at galos sa siko at tuhod.

May bukol din ang ulo niya dahil sa pagkahulog sa kongkretong kanal.

Si Ely naman ay pinadapa ng PC at habang nagbabaga pa ang dulo ng baril, idinikit ito sa likod nya, sa kanang tagiliran. Ginawa siyang bakang may palatandaan.

Ang bahay nina Papa ay may kalayuan sa bahay ng lola ko, kung saan ako nakatira. Sila lang doon nina Mama at isa kong kapatid, na ilang buwan pa lamang na ipinapanganak. Tumago sila noon sa ilalim ng koprahan. Takot na takot si Papa at nanginginig sa sobrang nerbiyos.

*"Ikaw kasi, sumali-sali ka pa d'yan sa kalokohan ng kaibigan mo! Ayan tuloy, pati anak mong walang kamuwang-muwang, nadadamay,"* sabi ni Mama kay Papa. Natigilan siya nang biglang may makitang tao sa labas.

*"Hindi 'yon PC. Nagtatago rin pala si Tata Erneng,"* bulong niya kay Mama.

*"Pa'no mo nakilala, eh kamay lang ang nakita mo,"* nagtatakang tanong ni Mama.

Sinagot iyon ni Papa nang pabulong, "*dahil sa putol na hinliliit na daliri n'ya sa kaliwang kamay.*"

Mabuti na lamang at iyon ang inihawak ni Tata Erneng sa haligi at hindi 'yong kanang kamay. Kung nagkataon, baka nahimatay na si Papa sa takot.

**Habang sinusulat ko ito, naisip ko, Wala namang pinagkaiba. Hanggang ngayon, ganyan pa rin ang mga sundalo, naiba lang ang pangalan. Katulad din ng kwentong ito. Kahit isulat sa ibang panahon at baguhin ang titulo, ang mga kaganapan ay hindi nagbabago.**

Kwentong Buhay



# KA BERTING SA PANAHON NG BATAS MILITAR 1972

Ako si Ka Berting at ito ang kwento ng aking pamilya at aming komunidad sa panahon ng batas militar. Kami ay nakatira sa isang barangay ng Labo sa Camarines Norte.

Pangatlo ako sa magkakapatid. Ako ay 24 taong gulang nang idineklara ang batas militar noong 1972. Sa murang edad, nasaksihan ko ang kaguluhan at dilim na siyang larawan ng lipunang Pilipino sa ilalim ng batas militar.

Sa mga panahong iyon, kapag idineklara ng militar na sona ang isang lugar, kailangang lumusong nang lahat ng taong naninirahan sa mga kabundukan o kahit sa mga lugar na kanilang sinasaka. Kapag hindi sila sumunod, sila ay huhulihin, bubugbugin at pagbibintangang NPA. Kaya sa ayaw man o sa gusto ng mga tao, kahit na pagod sa pagkakaingin at sa pagtatanim at gaanuman kalayo ang sakahan mula sa sentrong baryo, pagdating ng hapon ay kailangan nilang lumusong bitbit ang kanilang mga aso, baboy, manok at iba pang alagang hayop. Dahil kapag hindi nila isinama ang mga ito at narating ng militar ang alinmang bahay na walang tao ay kakatayin nila ang mga hayop nang walang paalam.

Dahil sa ganoong pangyayari, labis na naghirap ang aming pamilya. Malayo kami sa kabayanan at wala halos hanapbuhay. Hindi kami malayang nakakapagtanim dahil sa natatakot kaming umahon nang mag-isa. Kapag maganda ang panahon para magtanim, obligadong sama-sama kaming umahon at alas-dos pa lang ng hapon ay kailangan nang lumusong sa baryo para doon mag-logbook. Hindi na rin kami

nakapag-aral dahil nga sa takot sa militar. At dahil na rin sa wala na kaming maipanlaman-tiyan. Tumagal nang tatlong taon ang pagsosona sa aming lugar.



*dibuho ni Neil Doloricon*

Matindi rin ang takot at sama ng loob ng aking ina sa kanyang mga karanasan sa batas militar. Lagi kaming pinupuntahan ng militar sa bahay at hinaharas. Ang panggigipit sa aming pamilya ay sintagal ng pagsosona sa aming baryo. Noong panahon ding iyon, may tatlo akong kapatid na hinuli: sina William na noon ay 22 taong gulang, Edong, 25 taong gulang at Julian, 30 taong gulang. Halos dalawang taon sila sa kulungan. Walang malinaw na kaso at hinuli nang walang warrant of arrest at hindi dumaan sa due process of law. Dahil dito, ang aking hipag naman, na asawa ng ikinulong na si Kuya Julian, ay napilitan tumanggap noon ng labada ng kapitbahay para makaraos. May isa kasi silang anak na sangol. Dahil maliit pa ang anak at hindi maiwanan para makapaghanapbuhay, isinasama niya ito sa paglalaba.

Pero ang amin namang ina ay matatag ang loob. Naniniwala siyang dahil walang kasalanan ang aking mga kapatid ay makakalabas din sila. Ito ang lagi niyang sinasabi sa amin tuwing magkakasabay-sabay kaming kumain sa hapag-kainan. Ngunit alam naming magkakapatid kung gaano rin kasakit ang nararamdaman niya kahit pa pilit niya itong itinatago. Ayaw niyang ipakita sa amin ang kanyang damdamin. Hindi namin nakitang iniyakan ng aming ina ang panggigipit ng militar at iba pang mga pang-aabuso nila.

Nang makalaya na nga ang aming mga kapatid, buong akala namin ay natapos na rin ang trahedya sa aming pamilya. Ngunit nagsakyada muli ang mga militar at binalikan ang aming lugar. Sa pagkakataong ito, sinunog nila ang malaking bahay naming yari sa tabla. Ngunit dahil marami kaming magkakapatid na kailangan nilang itaguyod, hindi parin nasiraan ng loob ang aking mga magulang. Ang sabi nila, *"dahil*

*wala na tayong bahay ay gumawa tayo ng kubo para may matulugan tayo."* Ang naisip ko noon, bakit kaya hindi na lang kami umalis sa lugar para tigilan na kami ng mga militar na iyon. Para namang nabasa ng aming magulang ang nasa isip ko at ng aking mga kapatid. Paliwanag nila, *"kung aalis tayo, saan naman tayo pupunta? Maiiwan na naman natin ang ating mga tanim. Dagdag na hirap na naman iyon sa atin."* Kaya, sa halip na manlumo, pinagtulung-tulungan na lang naming itinayo ang mga barung-barong na aming tutulugan.

Paglipas ng isang taon at nagsawa na yata ang militar sa kakaabuso sa mga tao. Natapos din ang kanilang sakyada. Ngunit iniwan nila ang napakaraming biktima ng iligal na pang-aaresto, pambubugbog at pagpatay. Ilan sa mga natatandaan kong binugbog sa aming lugar sina Salvador Valla at Ventura Gereco. Matapos sila bugbugin ay ikinulong dahil sa bintang na nagtatago ng mga subersibong dukumento. Galit na galit ang mga tao sa aming baryo sa militar na abusado pero wala kaming magawa. Hindi kami makapagreklamo dahil ang mismong nang-aapi sa amin ay ang mga alagad ng batas. Tiyak na matatalo lang kami sa kaso. Ang masama pa nga ay kung gantihan kami at patayin din tulad ng ginagawa nila sa iba.

Noong panahon ding ito, naging laganap sa lugar ang iligal na pagpapatitulo ng lupa. Yaong may kapit sa gobyerno at malakas sa militar ay madaling napapatituluhan ang mga lupang nais nila. Samantala ang lupang pinoblar naming mga pobre ay sinasaklaw na ng mga titulo ng panginoong may-lupa. Matapos ang sakyada ng militar, kailangan naman naming harapin ang pangangamkam ng lupa at ang mga logging concession na nagpapalayas at nagtataboy din sa amin mula sa aming pamayanan.

**Hanggang ngayon, sariwa sa akin ang mga karanasan naming ito. Nais kong manawagan sa mga kabataan na patuloy na alalahanin ang mga kwentong ito. Palubog na ang araw naming mga naging biktima ng batas militar ngunit hanggat mayroong nakakaalala sa pinagdaanan namin at ng buong bansa, hindi kailanman mawawala ang katotohanan. Tungkulin nating ingatan ito upang hindi na maulit muli sa hinaharap.**

## KA DIGS: REBOLUSYONARYO NOON MAGPASAHANGGANG NGAYON

Ako si Ka Digs. "Itay" ang karaniwang tawag sa akin ng aking mga kasama. Ipinanganak ako noong 1956. Nang ako'y labing-anim na taong gulang, nakilala ko ang mapagpalayang kilusan. Isa ang aming lugar sa probinsya na unang naabot ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) at isa kami sa mga unang naorganisa.

Hindi na bago sa akin ang armadong pakikibaka. Bago pa man makarating ang BHB, ang aking ama ay naging tauhan ng kontra-Hapong Vinzons' Traveling Guerillas na pinamunuan ni Wenceslao Q. Vinzons. Nang maitayo ng lumang Partido ang Hukbong Bayan Laban sa Hapon (HUKBALAHAP) ay naging myembro rin nito ang aking ama.

Ngunit ang kalagayan ng mamamayang api sa pagpasok ng dekada '70 ang naging kondisyon para ako'y lubusang mamulat at makumbinsi sa mga sinasabi nina ka Lawin, Ka Bernie, Ka Sandro, Ka Arnel Tangkad, Ka Daisy at Ka Mariel – ilan sa mga kasama noon na bumabase at pumupunta sa aming lugar.

Noon pa man ay masigasig na sa pag-oorganisa at pagbibigay ng pag-aaral ang mga kasama kahit na limitado pa ang mga kagamitang pandigma nila. Mahusay nilang naipaliwanag sa amin ang kalakaran ng lipunan tulad ng kalagayan ng mga magsasaka na pinagkakaitan ng lupa. Mabilis na naturok ang aming interes dahil lahat ng sinasabi nila ay totoong nararanasan namin.

Minsan ngang kami ay imbitahan sa pag-aaral ng Pangkalahatang Kursong Masa(PAKUM), nagdala kami ng saging sa kagustuhang makapag-ambag ng makakakain sa pag-aaral. Mula noon ay naging mas masigasig ako sa pagsuporta sa BHB. Kasama ang aking kababata, nagtataguyod kami sa kanila kapag naroon sila malapit sa aming lugar laluna kapag may balita ng kaaway. Sumusuporta rin kami sa pamamagitan ng pagbibigay ng kamoteng kahoy, iba pang bungang-kahoy at lahat ng maaari pa naming maitulong.

Dekada '80 nang ako'y sumumpa bilang Ganap na Kasapi (GK) ng Partido. Dahil sa mahabang karanasan ng aking ama sa pakikibaka, pinaalalahanan niya akong baka hindi ko kayanin ang



mga hirap at sakripisyo na maaari kong danasin sa aking rebolusyonaryong pagkilos. Ngunit hindi ito nakapagpahina ng aking loob.

Matagal akong kumilos sa lokalidad. Kalaunan, buong panahon na rin akong kumilos sa armado. Tumagal ako rito ng mahigit pitong taon. Sa loob ng hukbo, naging gawain ko ang tumulong sa pagbibigay ng pag-aaral sa Pambansa Demokratikong Paaralan (PADEPA) at Batayang Kurso ng Partido (BKP).

May mga panahon ding nakaranas ako ng mga labanan. Sa isa sa mga iyon, naapektuhan ang aking pandinig na hanggang ngayon ay hindi pa nakakabalik sa dati. Ilang panahon matapos ang labanang iyon laluna't nagkakaedad na rin ako, nagpasya na muna akong umalis sa pagiging pultaym na hukbo.

Ngunit sa aking pag-alis sa BHB, walang nagbago sa aking paniniwala at paninindigan sa mga prinsipyo. Kumilos pa rin ako sa pamamagitan ng sangay ng partido sa lokalidad. Sa mga panahong walang rebolusyonaryong gampanin, nagtatanim ako ng mga bungang-kahoy, gulay at iba pa - hindi lamang para sa aking pamilya kundi para sa mga kasama.

**Ngayon, animnapu't pitong taong gulang na ako. Humina man ang aking pisikal na pangangatawan ay wala pa ring kupas ang aking rebolusyonaryong diwa. Hanggat makakaya ko ay kikilos at kikilos ako dahil alam kong ito ang tungkulin bilang kasapi ng Partido.**

# KA JADE: MAKABAYANG KABATAAN, PAG-ASA NG BAYAN

Ako si Ka Jade, manggagawa sa isang kumpanya ng electronics at mga parte ng sasakyan na dinadala sa ibang bansa.

Nakapagtapos ako ng K-12 ngunit hindi na nakapagkolehiyo. Isang linggo matapos ang aming graduation, lumarga kami ng aking kaklase at kaibigang babae papunta sa Laguna para mag-apply ng trabaho. First time kong makalabas ng probinsya na walang kasamang magulang pero hindi ako nakaramdam ng takot o dahil sadyang malakas ang loob ko. Sa ganitong klase ng lipunan, wala naman talagang ibang pagpipilian ang mga kabataang hindi kayang mag-afford ng mataas na antas ng edukasyon. Kahit pa nga matalino, manggagawang kontraktwal o job order pa rin ang bagsak mo. Iyan ay kung swertehin ka. Ang ibang hindi, walang trabahong mapasukan.

Ang mga karanasan ko sa buhay ang nagpatatag ng loob ko. Bata pa lamang ako noong mawala ang aking ama. Myembro siya ng NPA. Hinuli siya at tinorture ng militar. Malungkot at masama ang loob ko noon dahil siyam na taong gulang pa lamang ako at nahihirapan pa akong intindihin ang mga katanungan sa aking isip.

Ngunit kahit maaga kaming nawalan ng ama, sinikap ng aming ina na itaguyod ang aming pag-aaral. Wala ni isa sa amin ang tumigil. Tumutulong din ngayon ang kilusan na makapagtapos ang aking mga kapatid na nag-aaral pa. Napalaki kami ng aming ina na mga responsable at may malasakit sa isa't isa at sa kapwa.

Lumaki rin akong independent at matipid kaya noong nag-aaral pa ako, kapag may mga projects at research ay hindi na ako humihingi sa aking ina. Matagal ko na ring planong agad na magtrabaho pagkagradweyt.

*"Hindi pala biro ang kumita ng pera,"* ito ang nasabi ko sa sarili noong nagtatrabaho na. Sumasahod kami ng P401 kada araw. Kung gusto ko namang mag-overtime, P62 kada oras ang bayad. May skedyul din ang aming pagpasok sa trabaho na tinatawag na rotation: isang linggo na pang-araw ang duty at sa sunod na linggo ay pang-gabi naman ang pasok.

Araw-araw halos puro daing ang naririnig ko sa aking mga katrabaho sa sobrang pagod at puyat. Kapag matyempuhan pa kami ng supervisor namin na nakaupo, automatic na half day lang ang ilalagay sa record kaya bawas agad ang aming sahod.

Pero, hindi pa iyon! Ang masaklap pa sa buhay-obrero, kapag may claim o reklamo ang mga customer ay ibinabawas sa sahod namin. Kung magkano ang halaga ng produktong inireklamo ay iyon ang paghahati-hatian naming kaltas.

Mayroon din kaming health card na buwan-buwan hinuhulugan ng aming kumpanya at kinakaltas sa aming sahod. Pero kapag nag-resign kami, kahit hindi namin magamit ay hindi namin ito maaaring makuha.

Ang lahat ng hirap na ito ay tiniis ko nang tiniis kahit na sabi ko nga ay parang "trabahong karabaw". Ang mahal pa ng mga bilihin, pamasahe, kuryente at boarding house kaya halos wala ring natitira sa sweldo. Kapag hindi na kaya ang trabaho, magreresign at mag-aapply uli sa ibang kumpanya. Ganoon lamang ang nagiging solusyon ng mga manggagawa lalo't wala rin namang ginagawa ang gobyerno para itaas ang sahod ng mga tulad ko.

Nagpasya kaming mag-resign ng aking mga kaibigan. Iyong iba ay nagpanibagong-kontrata habang ako naman ay nagpasyang magpahinga muna at umuwi sa aking pamilya.

> *Naisip ko, ito na ang pagkakataong mas maintindihan ko pa ang ipinaglaban ng aking ama. Mabilis akong tumugon at sa edad kong bente-singko ay unang beses kong magagawa iyon.*

Minsan ay inimbitahan ako ng aking kaibigan na bumisita sa 'kanila' - ang ibig niyang sabihin ay doon sa loob ng sonang gerilya. Sa mapagpalayang kabundukan ng Hilagang Camarines, doon ako pupunta. Naisip ko, ito na ang pagkakataong mas maintindihan ko pa ang ipinaglaban ng aking ama. Mabilis akong tumugon at sa edad kong bente-singko ay unang beses kong magagawa iyon.

Sa unang tatlong gabi ko sa sona, hindi ako makatulog. Bago para sa'kin




ang mga tunog ng iba’t-ibang insekto at kuliglig pagsapit pa lamang ng alas-sais. Sa labas kasi, wala kang ibang maririnig kundi ingay ng mga sasakyan, malalakas na tugtugan, ingay ng mga kapitbahay  at iba pang ingay na nakakarindi. Nang mga sumunod na araw nga ay biniro ko ang aking kapit-kubo na isa ring kasamang babae, *“hala, ala-sais na, nandyan na naman ang mga duli-duli.”*

Hanggang sa nasanay na rin ang aking tenga. Naging parang musikang pampatulog sa gabi.

Sa tagal nang panahon, nakita ko rin ang isang klase ng baril na matagal nang nakatatak sa aking isip - ang baril na “baby M-16”. Iyon kasi ang natatandaan kong baril ni Papa kapag pumupunta sila sa bahay ng mga kasama. Ngayon, mararanasan ko na ring makahawak nito!

Tinuruan ako ng mga kasama ng basic na paggamit nito. Itinuro rin nila sa akin ang pagkakaiba-iba ng mga baril. Nang minsang mayroong naglakad na kasama, iniwan sa akin ang baby M-16. Ilang araw ko rin ‘yung ka-buddy sa kubo! Feeling ko nga ay NPA na NPA na ako. Lalo noong sinundo ako ng dalawang kasamang babae para magpaputok ng kalibre .22 na may target board sa layong 20 meters. Hindi man nakapasok sa board ang bala pero nag-enjoy ako. Na-realize ko na hindi rin pala basta nagpapaputok ng baril. Ginagamitan ito ng prinsipyong “breath, relax, aim, slack at squeeze” (BRASS). At syempre ang mas mataas na prinsipyong gagamitin lamang ang armas laban sa mga kaaway ng mamamayan at hindi kailanman sa masang pinagsisilbihan.

Sumama rin ako sa isang yunit ng iskwad na kumalas para pulungin ang sangay sa lokalidad (SPL). Habang naglalakad kami, tinulungan ko ang isa naming kasamang babae sa pagdadala ng baril dahil magaan naman ang dala ko. Hapon na kami nakarating sa lugar na pagdadausan ng pulong. Pagdating namin, nandoon na rin ang mga masa at naghihintay. 'Yung ibang nandoon ay mayroon ding mga dalang baril. Kasapi pala sila ng milisyang bayan na nandoon para tumulong sa pagtataguyod.

Bago magsimula ang kanilang pulong, nag-briefing muna kaming lahat kaugnay sa mayor na aktibidad at ang hatian ng mga gawain. Bago ang aktwal na pagsisimula, pinag-aralan din namin ang kasalukuyang kalagayan. Matapos iyon, tumulong na ako sa pagluluto. Habang sa mga bakanteng oras, nagkaroon ako ng pagkakataong makatalakayan ang mga masang magsasaka.




Makalipas ang ilang araw pagbalik namin sa base, nagkaroon ng tinatawag na "kapehan" kung saan sabi nga ng isang kasama, *"hindi literal na kape ang inihahanda kundi kape para sa isip."* Ang tema ay "makabayang kabataan, pag-asa ng bayan." Maraming dumalo mula sa iba't ibang pormasyon at mayroon din kaming bisitang masa. May mga nagsalita sa unahan at sa pagitan noon ay mayroong kulturang pagtatanghal.

Nakakahanga ang mga kasama! Nagulat ako sa husay ng pag-rap ng awit ni Gloc-9. Nakakagulat din ang mga nagsasalita sa unahan na mga kabataang hukbo. Nagbigay din ako ng mensahe kaugnay sa aking ilang panahong pamamalagi sa sona. Sa loob-loob ko, sila talaga ang larawan ng tunay na makabayang kabataan. Masayang-masaya kaming lahat sa aktibidad.

Habang nasa loob, nakita ko ring sistematiko at organisado ang kanilang araw-araw na pagkilos. Sa umaga, may tinatawag silang briefing para sa update ng kalagayang panseguridad, hatian ng mga gawain, balitaan at trivia. Inaabang-abangan ko ang bahagi ng balita at trivia. Ang lider ang nagbibigay ng trivia habang pinangugunahan naman ng giyang pampulitika (GP) ang pagbabahagi ng mga balitang nakalap. Sa hapon naman, mayroong pagtatasa para sumahin ang mga natrabaho sa buong maghapon. Kasabay din dito ang mga political forum o talakayan at pagpuna at pagpuna sa sarili (PPS).

Masipag at matyaga rin silang magbigay ng pag-aaral. Sa maikling panahon, binigyan nila ako ng pampulitikang edukasyon tulad ng; Maikling Kurso sa Lipunan at Rebolusyong Pilipino (MKLRP), Espesyal na Kursong Masa (ESKUM), Regulasyong Militar (RM) at Kursong Oryentasyon sa Partido (KOP). Maganda ang mga pag-aaral na ito dahil nagpaliwanag sa akin ang tunay na kalagayan ng lipunan at kung bakit ba ganito ang kalagayan ng mga manggagawang tulad ko. At higit sa lahat, naunawaan ko kung paano ako lalahok at ano ang papel ko na isang manggagawa para sa pagbabago ng sistema.

**Sa isang buwan kong pamamalagi sa loob ng hukbo, mas naunawaan ko rin ang piniling propesyon ng aking ama. Matagal na siyang martir pero nagpapatuloy ang kanyang kwento. Ngayon alam ko na, nasa rebolusyonaryong kilusan din ang aking puso.**



# KA GARA: REBOLUSYONARYONG PAGMAMAHAL SA KAURI




Ako si Ka Gara isang kabataang magsasaka. Lumaki akong nahihilig sa larong teks at lastiko. Hindi raw pangkaraniwan para sa tulad ko ang ganitong mga laro kaya maraming nagsasabing para akong lalaki kung kumilos at lagi akong napagkakamalang tomboy. Pero hindi, babae ako.

Noon, pangarap ko sanang kumuha ng kursong accountancy sa kolehiyo ngunit ang pangarap na iyon ay naging imposible na nang ako'y tumuntong sa edad na 16.

Nasa ikalawang taon ako noon sa hayskul nang magkasakit nang malubha ang aking ama. Mahirap kami kaya nakikita kong nahihirapan ang aking ina na pagsabayin ang pagtustos sa pagpapagamot ng aking ama at pagpapaaral sa aming magkakapatid. Iyong mga kapatid ko namang pamilyado na ay hindi rin makatulong dahil sakto lang din ang kinikita para sa kanila.

Dahil dito, nagpasya akong tumigil sa pag-aaral para makatulong sa mga gastusin sa bahay. Nagtrabaho ako sa tindahan ng mga damit. Bumabawas lamang ako ng P500 sa aking sweldo para sa allowance at lahat ng tira ay ipinadadala ko na sa aking magulang.

Ilang taon din akong nagtrabaho at ni minsan ay hindi pumasok sa isip ko ang pag-aasawa o kahit ang makipag-relasyon. Hindi kasi ako 'yung tipong mabilis maatrak o magkagusto sa isang lalaki kahit pa nagkakaedad na ako bagamat may mga nanliligaw sa akin.

Noong 2021, bumalik ako sa prubinsya. Nagkataon na may mga kasamang nakabase sa bahay ng aking kapatid. Doon ko nakilala ang isang hukbo - si Ka Ays. Nalaman kong binata dahil ipinakilala siya ng kanyang kasama. Naku, na-love at first sight yata ako!

Matapos ng una naming pagkikitang iyon ay nakailang balik pa sila sa aming lugar dahil sa ilang gawain. Mas nakikilala ko si Ka Ays at ang mga kasama sa bawat pagdaan nila sa amin.

Nang minsang pumunta uli sila sa amin, kinausap ng kanyang kasama ang aking magulang at humingi ng pahintulot – kung maaari ba raw akong ligawan ni Ka Ays. Iyon pala nagpaabot si Ka Ays sa kanyang kakolektibo na gusto niya akong ligawan! Kinausap din ako ng mga magulang ko pagkatapos ng kanilang usapan. Ang sabi ko naman ay natatantya kong handa na akong pumasok sa isang relasyon kaya pumayag akong pumasok sa proseso ng pagliligawan.

Magaan ang loob ko sa kanya. Madali rin niyang nakuha ang tiwala ko dahil alam kong may mga patakaran sila sa usapin ng pakikipagrelasyon. Aktwal ko itong nakita sa karanasan ng aking kapatid na may asawa ring Pulang mandirigma. Dahil parehas naman naming gusto ang isa't isa, naging mabilis na ang proseso ng aming pagliligawan. Naging magkarelasyon na kami.

Upang mapormalisa at magabayan kami sa aming relasyon, iimbitahan daw nila ako upang pormal kaming makausap ng mga kasama at makapagbalangkas ng programa para sa aming relasyon.

Marso 2022 nang ako ay pumasok sa yunit ng hukbo na kanyang kinabibilangan. Unang pagkakataon ko itong makapiling ang mga kasama sa kanilang base. Kinaumagahan, kinausap ako ng mga kasama. Kinumusta ang aking pamilya at ang aking byahe papasok. Matapos ng kaunting kumustahan at kwentuhan, pormal na akong kinausap kaugnay sa damdamin ko para kay Ka Ays. Ipinaliwanag din sa akin ang mga responsibilidad kapag pumasok sa isang relasyon. Mabilis ko namang naunawaan ang lahat ng kanyang mga paliwanag at sinabi ko rin na seryoso ako.

Gumawa na kami ni Ka Ays ng programa sa relasyon. Tinulungan kami ng kanyang kolektibo sa pagpapalaman ng Ideolohiya-Pulitika-Organisasyon-Personal. Ang nilalaman ng mga iyon ay mga paraan kung paano namin pasisiglahin at pauunlarin ang aming relasyon sa balangkas ng mapagpalayang kilusan. Dahil ako ay aktibistang masa noong panahong iyon, nilaman din ng aming programa ang planong maging kasapi ako ng Partido.



Dalawang beses pa akong pumasok sa sonang gerilya at nakadalaw kay Ka Ays bago kami nagpasyang magpakasal. Sa mga panahong nasa loob ako ng yunit ay naging masigasig ako sa mga rebolusyonaryong pag-aaral. Kalaunan nakapagtapos na rin ako ng BKP. Ilang panahon pa ay sumumpa ako bilang kandidatong kasapi ng Partido.

Sa tatlong beses na pumasok ako sa sona, dalawang beses akong nakaranas ng labanan. Nakasaksi rin ako ng pagkamartir ng kasama. Doon ko nakita at naramdaman kung gaano kabuo ang dedikasyon ng bawat Pulang mandirigma na ipaglaban ang prinsipyong tangan para pagsilbihan ang mamamayang inaapi at pinagsasamantalahan.

Ang ganitong mga karanasan ang nagbigay ng malinaw na pag-unawa para sa akin kung ano ang rebolusyon at kailangan kong maging proud na may karelasyon akong isang magiting na hukbo.

Para sa akin, masaya ang magkaroon ng kasintahang Pulang hukbo. Kahit na may mga pagkakataong hindi magkasama at may mga limitasyon sa komunikasyon, lagi namang kapana-panabik ang mga panahong magkikita kami.

Tiwala ang naging puhunan namin para maging matibay ang aming relasyon. Matapos ang tatlong buwan ay tinasa ang aming relasyon at dahil nagampanan namin ang aming programa at nakita ang pagiging seryoso sa isa't isa, mabilis nang natugunan ang aming mungkahing pagpapakasal.

Kinasal kami noong Setyembre 28, 2022. Pumunta ang aking magulang at iba pang kapamilya para ipakita ang kanilang suporta.

**Para sa akin, maipagmamalaki kong ang lalaking nagustuhan at napangasawa ko ang siya ring naging daan para mas makilala ko ang mapagpalayang kilusan dito sa kanayunan.**

## KA BLADE: PAGKATUTO SA LOOB NG HUKBO

Nais kong isalaysay sa inyo, mga kasama, ang aking buhay bago sumampa sa NPA. Noong bata pa ako – mga edad singko anyos, ipinasok ako ng aking ina sa kinder. Ihahatid niya ako sa paaralan at pagkatapos ay babalik na siya ng bahay para asikasuhin naman ang iba kong mga kapatid. Pero pag-alis ng nanay ko, kami ng aking mga kaklase ay lalabas ng silid-aralan at magtatago habang may klase. Maghapon lang kaming naglalaro. Ilang beses pa ay nalaman ito ng aking ina. Lagi niya akong pinapagalitan dahil sa hindi ko pagpasok at pag-aaral nang mabuti. Sa huli, nagpatuloy pa rin ako sa pagpasok ng kinder. Dahil naiintindihan ng aking maestra ang kalagayan ng aming pamilya, ipinasa niya ako ng kinder kahit na hindi ako pumapasok.

Nagpatuloy pa akong mag-aral hanggang Grade 5 pero hindi pa rin ako natututong magbasa at magsulat. Sa bawat araw ng pagpasok ko sa eskwelahan, lalo kong nararamdaman ang tindi ng kahirapan namin. Ang daming bayarin sa iskul, ang daming gastos para sa pagkain, baon, sabong panlaba ng mga uniform, pambili ng mga sapatos at iba pa. Kada hapon, pag-uwi ko, ang pumapasok sa isip ko ay kung may maisasaing ba kami kinabukasan.

Nang naging binatilyo na ako at kaya ko nang kumita sa pamamagitan ng lakas ng katawan, dito ko na napagpasyahang huwag na munang mag-aral at magtrabaho na para makatulong sa aking pamilya. Pero hindi ako lumayo sa aming baryo. Ang ginawa ko ay tumulong sa pagkopra sa aking ama at sa paghilada sa mga kalapit na lupain at niyugan. Nahilig din akong mangaso at manghuli ng hayop sa gubat.

Kaya nga lang, sa proseso, gaya ng iba pang kabataang mapusok, nalamon ako ng iba't ibang bisyo at burges na kultura. Akala ko kasi noon, mas maraming bisyo, mas 'astig'. Para bang ikaw na ang pinakamatibay na lalaki.

Hindi rin ako namulat tulad ng maraming kabataan o naipaloob sa anumang grupo sa magsasaka o kabataan bagamat may nakatayong sangay ng Partido sa lokalidad sa aming lugar. Nang magkaroon nga ng PDT sa aming baryo, hindi ko maintindihan kung NPA ba o militar ang nag-ooperasyon. Ang pinagtatakhan ko ay bakit hindi nagpopropaganda ang mga armadong ito samantala ang alam ko ay magaling na mga organisador ang mga kasama. Doon ko napagtanto na militar pala ang nasa baryo naming iyon.

Kalaunan, nagsawa na rin ako sa magulong direksyon ng buhay ko. Naghanap ako ng paraan para makasapi sa NPA. May kinausap akong kasapi ng milisyang bayan at makalipas nang halos isang buwan, may mga kasama nang kumausap sa akin at tungkol sa aking pasyang sumapi sa armado.

Sa simula, sa totoo lang ay hindi ko talaga alam kung ano ba talaga ang pinasok ko. Pero habang tumatagal, dahan-dahan ko nang nauunawaan ang mga prinsipyo at paninindigan ng rebolusyonaryong kilusan.

Ngayon, marami na rin akong naranasan at hindi ko inaasahang dito na rin pala ako sa loob ng hukbo matututong magbasa at magsulat. Nagkaroon ang aming yunit ng programa sa literasiya kung saan isa ako sa mga naging mag-aaral. Ngayong marunong na ako, lalo akong nagpupursiging magpakahusay sa pagbabasa.

**Nauunawaan ko na ngayon kung bakit ganoon na lamang ang hirap ng buhay namin noon, bakit ganoon kabulok ang kultura ng lipunan at ano ang papel ng rebolusyon para baguhin ang lahat ng ito.**

## KA ROY: NATUPAD NA PANGARAP

Ako si Ka Roy nagmula sa maralitang magsasaka. Bata pa lamang ako, alam ko nang magiging NPA ako! Natatandaan ko pa nang minsang tanungin ako ng aking guro sa elementary kung ano ang gusto kong propesyon paglaki at ang malinaw kong sagot habang nakatayo sa unahan ay, *"ang maging NPA po".* Akala ko magagalit siya, pero tinanong lang niya ako kung bakit. Ang sagot ko, *"wala po. Basta 'yun ang gusto ko."* Hindi ko pa alam noon paano ipapaliwanag ang gusto ko sa aking paglaki. Kaya nang may makarating na mga kasama sa aming lugar at nakakasalamuha ko na sila ay masayang-masaya ako.

Ang dami kong tanong sa kanila. Tulad ng ano ang ginagawa nila? Ang sagot naman nila ay nagtatanggol sa mahihirap at magsasakang inaagawan ng lupa. Para sa akin, kulang pa ang mga sagot na ito. Gusto ko pa silang makilala! Kalaunan, inimbitahan ako at ang ilan kong pinsan na pulos teenager na dumalo sa isang pag-aaral. Matiyaga kaming nakinig. Laluna't sa bahagi ko ay gusto kung maunawaan kung ano nga ba ang NPA at bakit nanatili sa aking puso at diwa ang pagnanais na maging katulad nila. Matapos ang pag-aaral, bubuuin daw namin ang grupo sa kabataan. Nakaramdam ako ng pananabik at inabangan ko kung ano ang aming gawain. Magkahalong kaba at saya ang nararamdaman ko. Iniisip ko kung isasama na ba nila kami? Kakayanin ko ba ang trabahong ibibigay?

Nang buuhin na ang grupo, dahil ako ang pinakabata sa kanila ay ako ang natokahan na maging tagapaghatid ng balita ng kilos ng kaaway kapag nasa lugar namin ang mga kasama. Madalas, tumatagal ako sa base nila laluna kung walang pasok. Gustung-gusto ko silang kasama. Nalilibang akong makipaglaro sa kanila at makinig sa kanilang mga kwento. Natutuwa rin akong panoorin ang kanilang sama-samang tawanan, pagkain at pag-aayos ng mga kubo. Naging mga nanay, tatay, ate at kuya ko silang lahat doon.

Isang pagkakataon, isa sa mga 'nanay' kong hukbo ang nakisuyo sa aking bumili ng ilang pansahog para sa linuluto niyang tanghalian. Pagbalik ko, inabutan kong nagtatalakayan ang mga kasama at ang

mga nakatatanda kong pinsan tungkol sa isang aktibidad na isasagawa. Itinatanong ng kasama kung may maitutulong ba ang mga kabataan. Agad namang nag-boluntir ang mga pinsan ko na sila na ang magiging tagapaghatid ng suplay ng mga kasama. Maya-maya pa, tinawag na kami ni 'nanay' para kumain. Si 'nanay' ang pinakamatandang babae sa kanilang magkakasama. Mabilis naman kaming tumugon sa anyaya niya. Napansin ko sa kusinang may nagtitiyak na may budget ng pagkain ang bawat kasama. Hindi tulad sa labas na walang pakialam sa iba kung may makakain ba o wala.

*"Ang sarap talaga ninyong kasama,"* bulong ko sa sarili.

Nakangiting inabot sa akin ni 'nanay' ang pagkain na para bang nagsasabing ang lahat ng ginagawa namin ay para sa inyo!

Sa tuluy-tuloy na pakikisalamuha at pakikipag-aralan sa mga kasama, dito naging malinaw sa akin kung bakit gusto kong maging NPA sa aking paglaki. Dahil pala nandito ang tunay na pagkalinga at pagmamalasakitan. Kaya mula noon ay lagi na akong kasama sa pagtataguyod sa kanilang mga aktibidad. Ito na rin ang simula ng aking pagkamulat. Kasabay ng mga ito, inaasikaso rin namin ang mga gawain ng aming grupo ng kabataan sa baryo. Nagsasanay kami sa gawaing pangkultura tulad ng pag-awit, paggalaw, pagtula, pagsulat ng mga kwento at kahit pagtala ng mga naging pagkilos ng kaaway sa baryo.

Minsan pa, may mga kasamang nagbase sa aming lugar. Isa sa kanila si Ka Double S. Sa loob-loob ko, sigurado may pag-aaral dahil nandito si Ka Double S. Sa kasabikan ko, kahit nahihiya ay linakasan ko ang loob kong lumapit sa mga kasama at nag-boluntir na sumama sa pag-aaral.

*"May pag-aaral po mga kas,"* nahihiyang tanong ko.

*"Mayroon. Batayang Kurso ng Partido. Ito ang kumbaga ay elementary ng ating Partido,"* sagot naman nila.

*"Kung ganoon po ay pwede na po akong dumalo,"* lakas-loob kong tanong.

*"Kaya mo na ba sa tingin mo? Bata ka pa. Ilang araw din ang pag-aaral na ito."*

*"Opo,"* mabilis kong sagot. Nagkonsultahan muna sila para pag-usapan ang aking mungkahi. Maya-maya pa'y pinahintulutan din nila akong sumabay sa pag-aaral. Tuwang-tuwa ako noon!

Makalipas ang tatlong taon ay nakatapos na rin ako ng Intermedyang Kurso ng Partido (IKP). Pagkatapos ng aktibidad na iyon, bumalik na muna ako sa lokalidad dahil wala pa ako sa tamang edad para mag-hukbo. Naging tuluy-tuloy ang aking paggampan sa maraming gawain sa aming lugar. Nakasama rin ako sa pagbubuo ng ganap na samahang masa ng mga magsasaka sa aming baryo.

Pagdating ng mismong araw ng ika-18 kaarawan ko, iniisip kong sana ay dumating na ang mga kasama para makasama na ako sa kanila. Parang narinig naman nila ang aking hiling dahil ilang araw lang mula noong kaarawan ko ay kinausap nila ako at tinanong kung gusto ko na bang sumabay sa kanila. Syempre, ano pa nga ba ang isasagot ko sa katuparan ng matagal ko nang pangarap kung hindi mataginting na 'oo naman'!

**Sa proseso, marami akong natutunan sa loob ng hukbo. Sa unang karanasan ko sa gawaing militar, nabuo ang kumpyansa ko sa kakayahan naming magtanggol. Sa gitna naman ng mga hirap at sakripisyo, nalampasan ko ang mga alalahaning tulad ng kung kaya nga bang magtagal? Kaya ko bang maging tulad ng ma kasama na matatag sa harap ng mga unos ng buhay? Higit sa lahat, sa loob ng hukbo ko rin naranasan ang turingang higit sa magkakapatid. Kahit anong hirap at pagod ay lagi namang may sayang hatid ang mga kasama. Sa tagumpay man o kabiguan, nananatili ang kapasyahan naming lumaban dahil sa suporta ng masa at paggabay ng Partido hanggang sa ganap na paglaya ng sangkatauhan at ganap na tagumpay ng lahat ng inaapi't pinagsasamantalahang mamamayan.**

# Liham



dibuho ni Ka Maya Daniel

*Rebolusyonaryong pagbati!*

*Taas-kamaong pagpupugay sa ika-54 taong pagkakatatag ng BHB! At mainit na pakikipagdaop kamay sa inyo, Ka Paham at Ka Ely.*

*Unang-una, maraming salamat sa paanyaya at masaya ako dahil isa ako sa mapalad na pinagkatiwalaan ninyong maging isa sa mga isponsor sa inyong kasal. Gustung-gusto ko sanang makapunta ngunit humihingi ako ng paumanhin dahil hindi ko kakayaning makarating sa araw na iyon. Naghahanda rin kasi kami rito para sa selebrasyon ng nalalapit na ika-54 anibersaryo ng BHB at maraming gawain. Ngunit wala man ang aking presensya, sinikap ko na sa pamamagitan nitong sulat ay maiparating sa inyong dalawa ang munting mensahe ko.*

*Naku, isa na namang patunay ito na ang mga komunista ay tao din... nagmamahal at umiibig at masayang magbuo ng proletaryong pamilya dito sa loob ng kilusan. Masaya kami dito ng mga kasama para sa inyong dalawa. Welcome sa panibagong yugto ng buhay!*

*Totoo di ba? Masaya ang magrebolusyon at dagdag saya pa kapag natagpuan mo na ang iyong napiling makaagapay sa pagsusulong nito. Ang pag-aasawa rito sa loob ng kilusan ay isa ring dagdag na responsibilidad at hindi nahihiwalay sa balangkas ng rebolusyon. At alam kong handa na kayo sa bagay na ito.*

*Ka Paham at Ka Ely, sa aking personal na karanasan bilang may asawa at bilang magulang din, totoo nga talaga na ang buhay may asawa ay hindi puro saya at ligaya. Laging bahagi nito ang paminsang tunggalian at kalungkutan. Tunggalian sa panahon ng may mga bagay kayong hindi pinagkakasunduan o magkaiba*

*ng pananaw at kalungkutan naman sa panahong kailangan magkalayo muna para gumampan ng gawain. Kapag naging magulang na tayo, dagdag din itong kontradiksyon sa atin.*

*Sa bahaging ito, gusto kong ibahagi ang ilang punto na magandang maging gabay ninyong mag-asawa. Ang Ideolohiya-Pulitika at Personal (IPP). Ang ideolohiya na tumutukoy sa patuloy na pagpapataas ng antas ng kamulatan at pag-unawa sa rebolusyon para nagkakaisa kayo sa proletaryong pananaw, paninindigan at pamamaraan - kasama na ang pagharap sa mga kontradiksyon at problema.*

*Habang ang pulitika naman ay tumutukoy sa kung paano natin sinasabuhay ang proletaryong pagpapamilya, patas na relasyon at laging pagpapauna sa interes ng masang api at pinagsasamantalahan. Ang personal naman ay kung paano pa mas patitibayin ang relasyon ninyo bilang mag-asawa at ang matibay na pundasyon ng inyong bubuuing pamilya. Sa pamamagitan nito ay hindi tayo mawawala sa balangkas ng rebolusyon.*

*Hindi rin sapat at sukatan ang salitang pag-ibig para masabing maayos ang relasyon kaya nais kong ibahagi sa inyo ang isa sa gustung-gusto kong sawikain, "respeto at gawaing pulitika sa asawa" na repleksyon ng pagmamahal sa ka-uri. Ibig sabihin, kung tayo ay may pampulitikang gawain sa masa at kasama kailangan ay may gawaing pulitika rin tayo sa ating asawa. Ito ang bumubuo sa dignidad ng mag-asawa.*

*Kapag wasto nating naisasabuhay ang mga ito, lagi nitong titiyaking sa panahong magkalayo kayo ay buo ang kumpyansang nasa mabuting kalagayan ang inyong relasyon. Walang pag-aalinlangan at pangamba. Anumang tunggalian at problema ay alam ninyong kaya ninyo. As long as, mahal ninyo ang isa't isa.*

*Hangad ko ang magandang pagsasama ninyong mag-asawa sa kabila ng punung-puno ng sakripisyo at ikot-likong landas ng rebolusyon.*

*Ka Paham, di ko kasi mapalipad 'yung regalo kaya pagkita na lang natin. Ito lamang at sa muli, mainit na pagbati sa inyong dalawa.*

*Mabuhay ang bagong kasal!*
*Mabuhay ang ika-54 ng BHB!*
*Sumulong hanggang tagumpay!*

*Ka Luna*

*Magandang umaga mga kasama,*

*Paumanhin kung 'di ko nasabi kagabi sa ating programa na "kapehan" ang aking nais sabihin sa inyo dahil sa labis akong nahihiya. Kaya sa pamamagitan nitong munting sulat ako babawi.*

*Unang-una, maraming salamat sa inyong lahat sa mainit na pagtanggap sa amin dito sa loob ng hukbo. Salamat sa pagsisikap na ma-entertain kami kahit sa maiksing panahon na pamamalagi namin.*

*Kung kami sana ang tatanungin ay ayaw pa naming umuwi kaya lang ay may pasok na sa hayskul. Ngunit asahan ninyo na kapag bakasyon at may pagkakataon ay lagi kaming bibisita dito sa inyo.*

*Totoo nga talaga... masaya nga dito. Masaya nga talaga at marami akong natutunan.*

*Ngayon ay nauunawaan ko na ang kalagayan naming mga kabataan sa kanayunan - kung bakit karamihan sa mga katulad namin ay hindi nakakapag-tapos ng pag-aaral. Kaming mahihirap na kabataan ay hindi prayoridad ng gubyerno na magkaroon ng akses sa edukasyon. At oo nga pala, ang gobyernong nakatayo ngayon ay gobyerno ng mayayaman at gobyerno na ang tanging pinaglilingkuran ay ang naghaharing-uri.*

*Marami pa akong nais matutunan dito sa loob ng rebolusyonaryong kilusan kaya babalik at babalik ako kasama ng aking mga kaibigan.*

*Nalulungkot ako, siguradong mamimiss ko kayong lahat. Mag-iingat kayo palagi at ingatan ninyo ang inyong kalusugan.*

*Sa muli,*

*Ka Star*

*Para sa aking mahal na pamilya,*

*Rebolusyonaryong pagbati sa inyo dyan. Kumusta na kayo?*

*Lagi kong hinahangad na parati kayong ligtas at maayos ang kalusugan.*

*Maayos naman po ako dito. Mag-iisang taon na ako dito sa loob ng hukbo at unti-unti nang nakakaangkop sa buhay bilang isang hukbo. Patuloy po akong nagsisikap, nagsasanay at nag-aaral upang matuto sa iba't ibang gawain.*

*Mahusay po ang pakikitungo ng mga kasama sa akin sa paraan ng pag-ensayo ng aking mga kakayahan at pagpupuna sa aking mga kahinaan.*

*Huwag din po kayong mag-alala sa aking kalusugan dahil malusog po ang aking pangangatawan. Katunayan po n'yan, binigyan po kami ng Ascorbic ng aming medik ngayon dahil sa laging maulan at malamig. Proteksyon po sa baga.*

*Syanga po pala, nais kong ibahagi sa inyo na sinasanay ako ng aking kolektibo na maging isang babaeng kumander pagdating ng panahon. Natutuwa po ako dahil sakto naman po sa nais kong linya ng gawaing paghusayan.*

*Maiba po ako, kumusta po kayo dyan? Madalas pa bang mag-away-away dahil sa kahirapan?*

*Alam n'yo po bang ang una kong reyalisasyon dito sa loob ng hukbo ay hindi dapat nag-aaway-away ang pamilya dahil sa kahirapan at kakulangan ng kinikita. Hindi natin iyon kasalanan. Masipag naman po tayo at araw-araw kumakayod.*

*Ang dapat po nating sisihin ay ang sistema ng lipunan at ang mga kontramamamayang batas na ipinapatupad ng reaksyunaryong gobyerno. Sila at ang mayayamang kapitalista at mga dayuhan lamang ang nakikinabang sa lahat ng ating pinagpapaguran. Halimbawa si BBM, ipinagpapatuloy lamang niya ang masasamang gawain ng kanyang amang diktador. Ginagamit din po nila ang militar at iba pang armadong pwersa para protektahan ang interes ng kanilang uri. Habang pinapatay at sinusupil naman nila ang karaniwang mamamayan na nagtatanggol lang naman ng kanilang kabuhayan at karapatan - katulad po natin.*

*O siya po, kapag may pagkakataong mapalapit kami dyan ay bibisitahin ko po kayo at mag-aaral tayo. Paano po, dito na muna. Ingat po kayo palagi, mahal na mahal ko po kayo.*

*Mapagpalaya,*

Ka Jane



# PULANG SALUDO KASAMANG JOMA

Ang Armando Catapia Command- Bagong Hukbong Bayan Camarines Norte, kasama ang buong rebolusyonaryong kilusan at aping mamamayan, ay taus-pusong nagpupugay at sumasaludo kay Kasamang Jose Maria Sison, pangulong tagapagtatag ng Partido Komunista ng Pilipinas. Tinatawag din siyang Ka Joma at kilala din bilang si Amado Guerrero at Armando Liwanag. Namayapa siya sa edad na 83 (Pebrero 8, 1939- Disyembre 16, 2022) dahil sa sakit. Isa siyang tunay na makabayan, makata, paham, dakilang lider, rebolusyonaryo, komunista at internasyunalista.

Nanguna siya sa pagtatatag ng Kabataang Makabayan (KM) noong Nobyembre 30, 1964; ng Partido Komunista ng Pilipinas (PKP) noong Disyembre 26, 1968; at ng Bagong Hukbong Bayan noong Marso 29, 1969; at ng National Democratic Front of the Philippines (NDFP) noong Abril 24, 1973. Naging Chief Political Consultant ng NDFP sa pakikipag-usap sa Gobyerno ng Republika ng Pilipinas (GRP) batay sa wastong linya ng pagkakamit ng matagalang kapayapaan.

Isa si Ka Joma sa nanguna sa pagtatatag ng International League of People's Struggle (ILPS), isang internasyunal na kilusang anti-imperyalista at naging tagapangulo nito. Pinangunahan din ni Ka Joma ang paglulunsad ng mga komperensya ng mga Marxista, Leninista, Maoistang Partido sa buong mundo.

Dahil sa determinasyon at pagsisikap ng PKP ay lumawak at lumalim ang rebolusyonaryong kilusan at nakaabot sa Hangganan ng Quezon at Bicol. Mula sa iilang kasamang nagbuo nito ay naging isang pambansang organisasyon ito at binuo ang tunay na hukbo ng bayan. Matatag at wastong napamunuan ng Partido ang BHB na halos 90% ng lalawigan ng Pilipinas kabilang na ang Camarines Norte.

Mula noon, sumigla ang rebolusyon sa Camarines Norte at naitayo ang maraming komiteng distrito na katumbas ngayon ng mga komiteng larangan. Masiglang naisulong ang mahahalaga at 'di mapaghihiwalay na mga sangkap ng matagalang digmang bayan (MDB): ang pagtatayo ng baseng masa, pagsusulong ng rebolusyong agraryo at pagpapalawak at pagpapalakas ng armadong pakikibaka.

Inabot sa probinsya ang pagtatayo ng mga ganap na samahang masa at komiteng rebolusyonaryo sa baryo. Maraming tagumpay na nakamit sa pagsusulong ng rebolusyong agraryo. Umabot sa higit 1,556 ektarya ang lupang pinapangasiwaan na may lampas 450 nabiyayaan. Marami rin ang nakinabang sa pagbabago sa partihan na mula sa tersyo pabor sa PML ay may naging tersyong baliktad pabor sa magsasaka. Mayroon ding 50-50 at 75-25 pabor sa magsasaka. Marami rin ang napoblar na mga palayan at niyugan mula sa pagod ng mga magsasaka na resulta ng mga



itinayong mga suyuan na ginabayan ng Pulang hukbo.

Hindi rin matatawaran ang matatagumpay na mga taktikal na opensiba na nai-ambag ng probinsya sa pagsusulong ng armadong pakikibaka. At hanggang ngayon, matatag at buo ang kapasyahan ng ACC-BHB CN na isakatuparan ang pangunahin nitong tungkulin sa pagsusulong ng MDB - salamat sa mga aral at mayamang ambag ni Kasamang Joma sa teorya ng Marxismo-Leninismo-Maoismo!




Malaki ang naitulong ng akda ni Ka Joma na Lipunan at Rebolusyong Pilipino (LRP) sa paglilinaw sa katangian ng Pilipinas. Sa pamamagitan nito, magaan na naipaliwanag sa mga taga-Camarines Norte ang kasaysayan ng lipunang Pilipino, mga problemang kinakaharap ng sambayanan at ang solusyon - ang pagsusulong ng demokratikong rebolusyong bayan (DRB). Dahil dito, madaling naunawaan ng masa ang kalagayan ng Pilipinas at ng probinsya at ang pangangailangang magkaisa at lumaban.

Sa gabay ng Partikular na Katangian ng Digmang Bayan (PKDB) 1974, nakita ng kilusan ang kahalagahan ng probinsya sa pagsusulong ng digmang bayan. Nangingibabaw ang pyudalismo at malawak ang kanayunan na pinaghaharian ng iilang panginoong may-lupa. Sa kabilang banda, napakarami namang api at pinagsasamantalahang magsasaka na ‘di matutuyuang balon ng pwersa ng rebolusyon. Maganda rin ang tereyn at angkop sa paglulunsad ng MDB. Pinatutunayan ito ng katotohanang magpasahanggang ngayon ay nakakapagmantine at nakakapagparami ang Pulang hukbo rito.

Ang Mahigpit Nating Mga Tungkulin (MNT) 1976 ay naging gabay din ng probinsya

sa pagsusulong ng gawaing masa at pagsusulong ng pakikibakang anti-pyudal, anti- imperyalista at anti-pasista. Naabot at nakapagpalawak sa maraming mga baryo habang marami rin ang nakonsolida. Halos lahat ng 12 bayan ng probinsya ay nakilusan ng armadong pwersa sa ilalim ng ACC-BHB CN.

Hindi makakalimutan ng Komiteng Probinsya at ng ACC ang mga nahangong aral sa Ikalawang Dakilang Kilusang Pagwawasto (IDKP) na ginabayan ni Kasamang Joma. Mula dito, tinukoy ng komite ng Partido sa lalawigan ang kanyang mga naging pagkakamali at sinikap na makapagwasto. Isa na rito ang dating pagkauso ng pag-inom ng alak sa hanay ng mga kasama. Nang magkaroon ng IDKP ay pinuna ang gawing ito at mahigpit na nagwasto ang mga rebolusyonaryo. Ngayon, mahigpit nang ipinagbabawal ang pag-inom ng alak at ang lumabag ay papatawan ng aksyong pandisiplina.

Ang pagkakatatag ng ILPS at ang paglulunsad ng mga komperensyang internasyunal ng mga Partidong Marxista, Leninista at Maoista ay malaking pagsulong din ng pakikibaka ng mamamayan ng daigdig laban sa imperyalismo at pagsulong ng internasyunal na kilusang komunista.

Sa pagpanaw ni Ka Joma, hindi makakalimutan ng mga rebolusyonaryo, komunistang Pilipino at mga pwersang anti-imperyalista sa daigdig ang kanyang mga aral. Nawala man siya, marami naman ang magpapatuloy ng kanyang sinimulan hindi lang dito sa Pilipinas kundi maging sa buong daigdig dala ang kanyang mga aral at teoretikal na ambag sa pagsusulong ng rebolusyon.

Ang kasaysayan ng buhay at pakikibaka ni Kasamang Joma ay bahagi ng kasaysayan ng Partido Komunista ng Pilipinas. Ang rebolusyon ay tiyak na tutungo sa tagumpay at ang anumang balakid ay tiyak na malalampasan.

**Mabuhay Ang Alaala Ni Ka Joma, Tuloy Ang Rebolusyon!**
**Mabuhay Ang Rebolusyong Pilipino!**
**Sumulong Hanggang Sa Ganap Na Tagumpay!**

# Alam mo ba kung ano ang mga paborito ni Ka Joma?

Ang katangian na gustung-gusto mo sa isang tao: **mapanuri, mapanlikha at mapangahas**

Ang pinakamatingkad na katangian mo: **mapagkaibigan, mapanuri, mapanlikha at mapangahas**

Paboritong trabaho: **mag-aral at magturo**

Katangiang kinasusuklaman mo: **kasakiman**

Ang gawaing pinagpapasensyahan mo: **pagkakamaling sinsero na walang malaking pinsala at maitutuwid pa**

Nakakapagpasaya sa iyo: **tagumpay ng kilusan**

Nakakapagpalungkot: **kawalan ng kagyat na magagawa sa harap ng pang-aapi**

Kinamumuhian mo: **imperyalismo, pyudalismo, at burukrata kapitalismo**

Ang bayani para sa iyo: **lalaki: Mao babae: Julie (kung iba, lagot ako sa kanya)**

Paboritong kasabihan: **Sa pakikibaka, maipapatupad ng mamamayan ang hangad nilang kalayaan, hustisya at pagsulong.**

Paboritong sawikain: **Laban, laban, laban hanggang tagumpay.**

Ang kinasusuklamang tao sa kasaysayan: **sinumang taksil sa rebolusyon**

Paboritong kulay: **pula (kung pandamit, blue)**

Paboritong prutas: **mangga**

Paboritong ulam: **dinengdeng na may sahog na pritong galunggong**

Paboritong sine: **Spartacus (at iba pa depende sa panahon)**

Paboritong nobela/manunulat: **Ibong Mandaragit ni Amado V. Hernandez**

Paboritong libro/manunulat: **sina Marx, Engels, Lenin, Stalin at Mao depende sa paksa**



Paboritong kanta/mang-aawit: **"The Guerrilla Is Like a Poet"/Soprano Rica Nepomuceno**

Paboritong makata: **Pablo Neruda**

Paboritong bulaklak: **bird of paradise**

Paboritong hayop: **aso, pero ayaw kong mag-alaga**

Paboritong topiko: **Rebolusyon**

Paboritong libangan: **pag-awit**

Paboritong laro: **basketball**




# KASAMANG LAAN AT BAGONG TAO, BAYANI NG SAMBAYANANG LUMALABAN

Pinakamataas na pagpupugay ang ibinibigay ng Armando Catapia Command- Bagong Hukbong Bayan- Camarines Norte sa mga lider ng Partido Komunista ng Pilipinas na sina Kasamang Benito Tiamzon (Ka Laan) at Wilma Austria (Ka Bagong-Tao) at iba pang mga bayani ng rebolusyong Pilipino na walang pag-iimbot na nag-alay ng kanilang panahon at buhay para maglingkod sa masang api at pinagsasamantalahan. Sa mahabang panahon, si Ka Benito ay nagsilbing pangulo ng Komiteng Tagapagpaganap ng Komite Sentral. Habang si Ka Wilma naman ang pangkalahatang kalihim ng Partido.

Ang mag-asawang Tiamzon, kasama ang walong iba pa, ay karumal-dumal at buong karuwagang pinaslang ng mersenaryong tropa ng AFP sa ilalim ng Joint Task Force Storm at Task Force Trident noong Agosto 21, 2022. Nadakip sila sa Samar habang bumibyahe sakay ng dalawang van sa pagitan ng alas-12 ng tanghali at ala-una ng hapon. Sila ay brutal na pinahirapan bago pinaslang. Sa kasunod na araw, isinakay ang kanilang mga bangkay sa isang motorboat at pinahila sa gitna ng dagat sa pagitan ng Catbalogan City at Tarangnan Island. Doon ay pinasabog ang bangka para palabasing nagkaroon ng engkwentro sa dagat at pagtakpan ang karumal-dumal na krimen.

Ang pagkawala nina Ka Benito at Ka Wilma ay totoong malaking kawalan sa rebolusyonaryong kilusan ngunit sila ay katulad ng mabubuting binhi sa kasaysayan ng rebolusyon sa Pilipinas na yumabong at namunga nang marami pang mahuhusay at mabubuting binhi. Mga binhing siya ngayong magpapatuloy ng adhikain na mapalaya ang bayan mula sa tanikala ng pambubusabos at pang-aalipin ng malaking burgesya kumprador, panginoong may-lupa at imperyalismong US.

Isang malaking pagkakamali ng mga naghaharing-uri, lalo na ang mga utusan nitong mamamatay-taong AFP-PNP ang akalaing magagapi nila ang rebolusyonaryong kilusan at mawawalan ng kakayahang lumaban ang BHB dahil sa pagkawala ng magigiting  nitong lider.

Pinatunayan na sa kasaysayan na ilang kadre at lider ng Partido man ang magbuwis ng buhay ay patuloy na sumusulong ang rebolusyon. Ang rebolusyon ay tulad ng tubig sa ilog, pilit man sagipin at harangan, hindi mapipigilan ang pagdaloy. Patuloy itong susulong at higit pang lalakas sapagkat nananatiling hinog ang kondisyon para tuparin ang rebolusyonaryong tungkulin tungo sa minimithing paglaya ng bayan.

Poot at galit ang nararamdaman ngayon ng lahat ng inaapi at pinagsasamantalahang mamamayan at rebolusyonaryong kilusan partikular sa probinsya ng Camarines Norte. Ngunit ang poot at galit na ito ang magsisilbing gatong sa umaalab at nag-aalimpuyong mga damdamin para sa ibayong pagsisikap na pagtagumpayin ang digmang bayan.

Sa harap ng pinatinding krisis ng mala-kolonyal at mala-pyudal na sistema ng lipunan at araw-araw na hambalos ng kahirapan, pang-aapi at pagsasamantala ng naghaharing uri kasabwat ang imperyalismong US, laging tinitiyak ng Komite ng Partido sa probinsya ang pagpapalakas sa organisasyon sa pamamagitan ng matamang pagsasabuhay ng mga prinsipyo ng demokratikong sentralismo at sistemang komite mula sa pinakabatayang yunit ng Partido hanggang sa nakatataas na mga komite.

Sa loob ng BHB, mahigpit na ipinatutupad ang mga alituntunin sa disiplina at mga patakaran bilang tunay at natatanging hukbo ng masang api. Patuloy din ang pagsisikap ng ACC-BHB-CN sa pamumuno



ng Komite ng Partido sa probinsya na maisakatuparan ang atas ng Komite Sentral ng Partido na palagablabin at palaganapin ang apoy ng pakikidigmang gerilya.

Puspusan din ang pagsisikap ng ACC-BHB-CN na muling pasiglahin ang pakikibakang anti-pyudal, pagkokonsolida sa baseng masa sa kanayunan sa pamamagitan ng pagtataas ng antas ng kanilang organisasyon, at paglulunsad ng armadong pakikibaka.

Sa katunayan, sa kasalukuyan ay nakakalat ang mga yunit ng BHB sa probinsya para mag-organisa at ibayong pahigpitin ang pakikipagkaisa at ugnay sa uring magsasaka, manggagawa, mga intelektwal at mga katutubo para mapalahok sila sa digmang bayan.

Sa ganitong paraan, naipagpapatuloy ng kasalukuyang henerasyon ang lahat ng nasimulan at legasiya ng pakikibakang pinanday ng mga naunang kadre at lider ng Partidong tulad nina Ka Wilma at Ka Benito.

Magiting na isulong ang digmang bayan para sa tunay na kalayaan at demokrasya! Labanan ang pinaigting na imperyalistang pang-aapi laban sa mamamayang Pilipino!

**Paglagablabin at palaganapin ang apoy ng digmang bayan!**
**Mabuhay ang Bagong Hukbong Bayan!**
**Mabuhay ang Partido Komunista ng Pilipinas!**
**Mabuhay ang proletaryo at mamamayang Pilipino!**

# KA ANGELO: PULANG ALAMAT MULA SA INANG LARANGAN NG TIMOG LUZON

*"Bakit tayo matatakot? Ang tagal na nating buhay, takot pa tayong mamatay. Mas matakot tayo kung hindi na tayo mamatay-matay. Mamatay man tayo ngayon, o hindi man natin abutin ang tagumpay, marami ang babangon, gigising at ipagpapatuloy ang sinimulan nating rebolusyon."*

**- mula kay Emmanuel "Ka Angelo" Nazareno**



Iginagawad ng Komite ng Partido Komunista ng Pilipinas sa South Quezon-Bondoc Peninsula - Quezon-Bicol Zone (SQBP-QBZ) ang pinakamataas na pulang pagpupugay para kay Emmanuel Buenabente Nazareno. Kilala siyang Ka Angelo, Ka Alfie at Ka Albay sa rebolusyunaryong kilusan. Namartir siya noong ika-28 ng Marso taong 2023, bisperas ng limampu't apat na taong anibersaryo ng pagkakatatag ng Bagong Hukbong Bayan, matapos ang dalawang taong pakikipaglaban sa kanyang sakit na colon cancer sa edad na limampu't siyam. Sa panahon na siya ay namartir, gumagampan siya bilang regular na kagawad ng Komiteng Probinsya. Inabot naman niya ang ranggong militar sa BHB na vice-company commander at gumagampan bilang platoon leader at kalihim sa antas ng larangan.

Makailang ulit siyang tumangging magpagamot, liban sa usaping panseguridad ay ang pag-iisip sa mga kasama at gawaing maiiwan. Dahil sa lala ng karamdaman, pumailalim siya sa pagpapagamot upang humaba pa ang panahong mailalaan niya sa pag-aambag sa rebolusyon. Ganoonman, nabigo siyang lampasan ang colon cancer na umabot na sa stage 4. Dahil sa pagkilala sa kawalan na ng pag-asa na mapagaling pa ang kanyang sakit, ipinaabot niya sa Partido na huwag ng ituloy ang pagpapa-chemotheraphy at ibigay na lamang ang mailalaang pondo

para sa kanya sa mga organisasyon, komite at gawaing nangangailangan nito. Inihanda na niya ang sarili niya para sa sitwasyong iyon.

Sa kanyang pagpanaw, nakumpleto niya ang buhay at kamatayang pagsisilbi sa sambayanan at sa rebolusyon katulad ng pakahulugan ng kanyang pangalan at apelyidong kapanganakan at kamatayan.

Hanggang sa huling sandali ng kanyang buhay, ipinamalas ni Ka Angelo ang katatagan at katapangan sa pagharap sa lahat ng tipo ng kahirapan, sakripisyo maging ng kamatayan at ang di-makukwestyon na katapatan at kaseryosohan sa pagrerebolusyon.

Katangian ni Ka Angelo na laging may baon na masasayang kwento at kwento ng inspirasyon. Ngayon naman, hindi mauubusan ng kwento at alaala ang mga kasama at masa sa dakilang buhay at kamatayang pakikibaka niya para sa rebolusyon.

**Ang kilusan at si Emmanuel Nazareno**

Ipinanganak si Emmanuel noong Marso 27, 1964. Nagmula siya sa uring magsasaka. Ipinagmamalaki niyang mula siya sa isang rebolusyonaryong pamilya. Bata pa lamang mulat na siya sa rebolusyon at sa kilusan. Ang pamilya ni Ka Angelo ang isa sa mga pinagpundarang pamilya ng kilusan noong dekada '70 sa hangganan ng Quezon-Bicol Zone.

Si Emmanuel Nazareno ay nagmula sa Brgy. Cabibihan I, Tagkawayan, Quezon. Pang-apat siya sa anim na magkakapatid. Hindi naman daw sa pagmamayabang, aniya, siya ang pinakapaborito ng kanilang ama sa magkakapatid dahil matalino at masunuring bata. Anak siya ni Eladio Nazareno, na nagpultaym bilang pulang mandirigma noong 1974. Nakilala ang kanyang ama sa pangalang Ka Beltran.

Pitong taong gulang pa lamang namulat na si Emmanuel sa rebolusyonaryong kilusan. Taong 1971 nang unang maugnayan ang kanilang pamilya. Nagsimulang kumilos bilang kuryer ang kanyang tatay. Pinuno ng kasiyahan ng mga kadre at aktibista na mula sa iba't ibang lugar at sa Kamaynilaan ang kanilang bahay na nagsilbing bagsakan ng mga kasama. Aniya,*"yun ang simula ng kasiyahan sa aming tahanan dahil laging maraming bisitang kasama, samantalang dati ay balot ng takot at kalungkutan dahil sa Batas Militar."* Dito niya nakilala at nakita sina Vic Ladlad at Maita Gomez.

Naging saksi si Emmanuel sa panimulang pagpupundar at pagsulong ng rebolusyonaryong kilusan. Napatunayan niyang tanging sa rebolusyonaryong pagkilos makakamit ng mamamayan ang kanilang mga kahilingan at karaingan. Tumambol sa buong hangganan ang tagumpay ng ipinaglabang karapatan ng mga magsasaka na magtanim at magkaingin mula sa panahong ipinagbawal at hinuhuli sa ilalim ng diktadurang rehimeng Marcos ang sinumang nagpopoblar ng lupa at ang pagbabago ng partehan tungong tersyong baliktad pabor sa mga magsasaka. Gayundin, ang pagpuksa ng Bagong Hukbong Bayan sa sindikato ng mangangalabaw at mga matutunog na taktikal na opensibang namarusa sa abusadong Philippine Constabulary.

Ito ang hindi malilimutang mga kwentong bitbit at baon ni Ka Angelo sa mga kabataang pulang mandirigma at sa masang magsasaka na kanyang inoorganisa na nagbibigay inspirasyon sa talab at kawastuhan ng rebolusyon. Ito ang pinagmulan ng pananalig ni Ka Angelo sa tagumpay ng rebolusyon.

Matapos mamartir ang kanyang ama at tiyuhin noong 1979 nang kubkubin sa kanilang bahay noong dumalaw sa kanila, naunang sumampa sa Bagong Hukbong Bayan ang kanyang panganay na kapatid noong 1982. Namartir naman ang kapatid niyang ito sa isang reyd sa bayan ng San Andres noong 1987. Noong 1983 sumampa si Emmanuel sa hukbong bayan.

Nagtuloy-tuloy sa pagkilos si Ka Angelo sa hangganan ng Quezon at Camarines Norte hanggang may isang panahon na pansamantala siyang namahinga sa pagkilos para maghanapbuhay. Habang naghahanapbuhay sa lunsod, hindi kailanman naputol ang kanyang pag-aambag sa rebolusyon. Doon patuloy siyang naging taguyod ng mga kasama.

**Dekadang Pagsisilbi sa Sambayanan**

Bunga ng mga kumperensya sa rebolusyong agraryo noong 2006 sa kanyang bayan, nagpasyang muling kumilos ng buong panahon sa hanay ng Bagong Hukbong Bayan si Ka Angelo. Kahit taon na ang lumipas, hindi kayang tanggalin ang simulain at paninindigan ng rebolusyon sa kanya. Simula noon hanggang sa siya ay namartir ay walang patlang ang kanyang paglilingkod sa sambayanan bilang pulang mandirigma.

Naging bahagi si Ka Angelo sa mga kampanya ng pagbawi at pagsulong. Lagi siyang maasahan sa mga krusyal at mahirap na misyon ng pagrereaktiba at pagrekober ng base. Ang mga naipundar ni Ka Angelo sa mga misyong ito ay naging puhunan para sa pagpapalakas, pagpapalalim at pagpapalawak. Dahil sa mga karanasang naipon niya sa nagdaang mga panahon, hindi matatawaran ang kanyang husay at kapasyahan sa usaping militar, pagkabisa sa kalupaan at malalim na pag-ugat at pagkilala sa masa.

**Pinuno at komander mula sa Inang Larangan ng Timog Luzon**

Si Ka Angelo ang pinunong iniluwal at pinanday ng mahabang panahon ng pakikibaka at paglaban. Ang kanyang mayamang karanasan ang humulma sa kanyang dunong at husay sa pamumuno at paggampan ng rebolusyonaryong tungkulin.

Ang kapangahasan, kaseryosohan at katapatan sa rebolusyon ang puhunan ni Ka Angelo. Naging komprehensibong lider sa usaping pulitiko-militar. Sa panahon ng kanyang pamumuno ay naging bahagi siya sa pagpapalakas ng baseng masa at paglulunsad ng rebolusyong agraryo sa hangganan ng Quezon-Bicol Zone mula 2006. Gumampan siya ng napakahalagang papel upang biguin ang pangwawasak ng kaaway sa Partido, BHB at rebolusyonaryong kilusan sa SQBP noong 2012.

Nagkakailang taktikal na opensiba at operasyong militar ang nalahukan niya sa panahon ng kanyang pagkilos. Mahalagang bahagi siya ng pagplaplano ng mga kampanyang militar hanggang sa antas probinsya. Noong taong 2014, pinamunuan niya ang isang platun ng BHB na nang-ambush sa Brgy. Ilayang Cogorin, Lopez, Quezon. Napatay dito si 1st Lt. Rey Blancada at isa pang iskwad ng kaaway na lulan ng sasakyan. Ito ang bumasag sa matagal na terorismo ng militar at pulis sa SQBP matapos ang pananalasa ng 8 batalyon ng AFP-PNP-CAFGU sa erya. Nagkakailan din ang pinangunahan niyang pamamarusa sa intel at impormer sa baryo na gumugulo sa pagkakaisa ng mga magsasaka.

Ang kanyang yunit na pinamumunuan na kalaunan ay magiging laking kumpanyang larangang gerilya ang nanguna sa komprehensibong pagpapalakas mula 2012 hanggang 2018. Daan-daang kadre't kasapi, pulang kumander at mandirigma ang naging produkto ng mahusay na pamumuno at masikhay na paggawa ni Ka Angelo.

Bilang pinuno, naging katangian niya ang pagiging maalalahanin sa kanyang pinamumunuan. Matalas ang kanyang pandama at pagkilatis sa mga kasama. Bukambibig niya lagi sa mga kasamang namumuno ang aral na huwag tutularan ang aktitud at katangian sa pamumuno na "kasama, ngunit hindi kapiling". Dahil dito, mabilis niyang nalulutas ang mga problemang kinakaharap ng mga kasama at nahihimok sila sa pagpapatuloy at pananatili sa pagsisilbi sa rebolusyon.

Kaparaanan din niya ang pagiging mapagbiro upang mapalapit at gumaan ang loob sa kanya ng mga kasama. Matatandaan siya lagi ng mga pulang mandirigma na bubulalas ng katatawanan at biro sa gitna ng nakakapagod na lakaran para mapawi ang pagod ng mga kasama. Sabik na sabik na makinig ang mga kabataang mandirigma sa kanyang mga kwento.

Sa panahon ng kagipitan at pagod, ipapakita niya ang katatagan ng isang kadre at opisyal. Ilalaan niya ang kanyang sarili para gampanan ang mga teknikal na gawain kapag hindi na kinakaya ng mga kasama. Nagsisilbing hamon ito sa mga pulang mandirigmang kanyang pinamumunuan dahil sa kabila ng edad at mga nararamdamang sakit ay hindi natinag si Ka Angelo.

Sa husay din niyang manalumpati, kahit anong uri at pinagmulan ay napapahanga sa kanya. Ang bawat salita na kanyang sinasabi ay punong-puno ng buhay, inspirasyon at hamon. Isinasalin niya sa pamamagitan ng kanyang mga talumpati ang katapangan, kapangahasan at kapasyahan sa pagrerebolusyon. Napakataas ng pagpapahalaga ni Ka Angelo sa masa. Walang sawa at kapaguran din siya sa pakikipagtalakayan sa masa. Ang masa na ang magsasabi sa kanyang, *"magpahinga na tayo kasama at bukas naman tayo magkwentuhan at alam kong pagod kayo"* dahil hindi mauubusan ng kwento, pag-aalam at talakayan si Ka Angelo. Kaya lagi siyang bukambibig ng masa kapag itinanong kung sino ang kilala nilang NPA. Muhing muhi siya sa anumang mga akto at salita ng pagbabalewala o paglabag sa interes ng masa.

Ang panahon ng kanyang pamumuno ay hindi naging madali, maaliwalas at banayad tulad ng pag-ikid ng rebolusyon. Nagkaroon siya ng mga kahinaan at pagkakamali. Sa huling bahagi ng kanyang pagkilos,

matapat siyang nagpuna at sinikap na maiwasto ang kanyang naging kahinaan.

Sa panahon ng kanyang pamumuno, hindi nawawala ang kanyang pag-aalala sa pamilya lalo sa kanyang mga anak. Punong-puno siya ng pangarap para sa kanila na balang-araw ay mayroong sumunod sa kanyang tinahak na landas. Sa mga panahong magkukwento siya hinggil sa kanyang mga anak, buong puso niyang ipinagmamalaki ang bawat isa sa kanila. Sinikap niyang ilapit ang kanyang mga anak sa pagkilala at pag-unawa sa rebolusyon.

**Chess master**

*"Putangina, mamamatay ka din,"* bulalas ni Ka Angelo na mapapalingon ang mga kasama at mapapaisip, *"sino kaya ang kaaway ng matanda?"*

Nakahiligan at libangan na ni Ka Angelo ang paglalaro ng chess sa kompyuter. Minsan malilipasan ng pagkain dahil pokus na pokus sa paglalaro o aakalain na kung anong gawaing opisina ang kinakaabalahan, bigla na lang siyang bubulalas kaya malalaman ng mga kasama na naglalaro siya ng chess. Inabot niya ang ranggo na grandmaster sa nilalaro niyang chess sa laptop.

Tanyag sa mga pulang mandirigma at masa ang galing niya sa larong chess. Kahit sa panahong mamamate na siya, nagagawa pa rin niyang matalo ang kalaban niya. Ang pagkahilig at kahusayan niya sa larong ito ay bitbit niya sa pag-iisip ng estratehiya at maniobra ng yunit ng Bagong Hukbong Bayan. Kaya malaki ang tiwala at respeto ng mga kasama kay Ka Angelo sa mga usaping militar.

**Magiging bantog at aalingawngaw sa bawat bahay, koprahan, gubat, ilog, kabundukan na napuntahan ni Ka Angelo ang alamat ng iniluwal na anak ng inang larangan ng Timog Luzon. Ang mga kwento ng kasama at mga masa ng naging simulain at pagkilos ni Ka Angelo ang iiwanan niyang bakas at marka sa puso't isipan ng nakikibakang sambayanan. Ang lubos na pananalig, katapangan at kaseryosohan sa pagsusulong ng rebolusyon ang magsisilbing inspirasyon sa kawastuhan at tiyak na tagumpay ng rebolusyon.**

# KASAMANG ROMEO 'KA ARON' PAJARILLO

Si Romeo 'Ka Aron' Pajarillo ay pangalawa sa apat na magkakapatid. May asawa at pitong anak: tatlong babae at apat na lalaki. Siya ay nagmula sa uring gitnang-pangitnang magsasaka.

Taong 2008 ay nagpultaym si Ka Aron sa Pulang hukbo. Naipakat siya sa Pamprubinsyang Yunit Gerilya (PYG) sa loob ng dalawang taon. Matapos ito, nalipat siya bilang istap sa gawaing pinansya ng probinsya (SPin). Taong 2008, nasugatan siya sa kanang balikat sa isang depensibang labanan. Medyo malubha ang naging sugat niya kaya matagal siyang nasa medikal na pahinga. Bunga nito nagkaroon siya ng limitasyon sa pagdadala ng mabibigat na karga at nagmungkahi siyang kumilos na muna sa lokalidad.

Taong 2013 nang buuin ang Komiteng Seksyon sa Lokal, naitalaga si Ka Aron bilang CO ng milisyang bayan (MB) sa isang klaster na mga baryo. Pagdating ng taong 2017, binuo sila bilang Municipal Guerilla Unit (MGU). Habang kumikilos bilang kadreng seksyon sa lokal, isa si Ka Aron sa nagtaguyod sa kampanyang edukasyong pampartido na inilunsad sa probinsya sa mga batayang organisasyon ng Partido. Tumagal ito nang halos tatlong taon mula 2013-2016. Liban sa mga gawaing konsolidasyon, madalas ding taguyod si Ka Aron sa mga aksyong militar na inilulunsad ng yunit ng BHB.

Likas kay Ka Aron ang pagiging maalalahanin at mapagmahal na ama. Lagi niyang inaalala ang kanyang mga anak. Gayundin ang kanyang mga magulang at byenan laluna't matatanda na rin ang mga ito. Noong siya'y nabubuhay pa, kinukwento niyang pakiramdam niya ay siya lang ang manugang ng kanyang byenan dahil tuwing may karamdaman ito ay laging siya ang tinatawag nito.

Sa mga kaibigan, kakilala at kumpare, si Ka Aron ay mahusay makisama. Sabi nga ng iba, wala sa kanyang masamang tinapay - bata o matanda ay kaya niyang pakibagayan.

Si Ka Aron ay mahusay ding kasama. Maunawain siya sa mga mga kasamang may iba't ibang katangian. Maaasahan din siya sa mga gawaing teknikal. Mahusay at mahilig siyang magluto. Mahusay din siyang magpanday ng kubo. May talento din siyang mag-ukit

ng mga bagay na matatagpuaan sa paligid – tulad ng paggawa ng sandok na kahoy at kutsaritang yari sa kahoy o kawayan.

**Siya ay namartir sa isang depensibang labanan noong Disyembre 25, 2021 sa edad na 52 taong gulang. Sa kanyang pagpanaw, iniiwan ni Ka Aron ang kanyang legasiya bilang isang huwarang kadreng lokal ng Partido at hukbo na nagpasyang humawak ng armas para putulin ang daan-taong pagkaalipin ng uring magsasaka sa lipunang malakolonyal at malapyudal na kanyang kinagisnan. Patuloy siyang dadakilain ng mga kasama at masang kanyang pinaglingkuran sa pamamagitan ng pagpapatuloy sa landas ng rebolusyong kanyang tinahak. Talingkas sa pagkaoripon!**

## KASAMANG WILFREDO 'KA JELAN' ALDEZA JR.



Si Wilfredo Aldeza Jr. ay kilala bilang Ka Jelan ng mga kasama at masa. Siya ay ipinanganak noong Pebrero 8, 1991 sa Sabah, Malaysia. Ang kanyang ina ay Malaysian na nakilala ng kaniyang ama sa Maynila. Una silang nanirahan sa lugar ng kanyang ina sa Malaysia. Siya ay nagmula sa uring gitnang panggitnang magsasaka at bunso sa apat na magkakapatid.

Nang bumalik sa Pilipinas ang kanilang pamilya ay nagkahiwalay ang kaniyang mga magulang. Pitong taon pa lamang noon si Ka Jelan. Nagkaroon pareho ng kani-kanilang panibagong pamilya ang

kaniyang mga magulang. Mula noon ay sa kanyang lola na siya tumira at lumaki sa Brgy. Talobatib, Labo Camarines Norte. Sa murang edad, nagdulot ng mga katanungan at kalituhan sa kanya ang paghihiwalay ng kanyang mga magulang at ang pagkakalayo niya sa mga ito. Kaya naman hindi siya nakapokus sa kanyang pag-aaral. Bagamat ganito ang kanyang kalagayan, nakapagtapos pa rin siya ng elementarya noong 2004.

Nang magka edad na ay pinili ni Ka Jelan na tumayo sa sariling paa at mamuhay nang nagsasarili. Nagtrabaho siya sa isang karinderya sa Laguna. Nang umuwi siya sa probinsya ay nagtrabaho naman siya sa kaburan. Doon siya naugnayan ng kilusan. Kilala siya ng mga kasama sa lokalidad at may mga kaibigan siyang nauna nang sumampa sa Pulang hukbo.

Napaloob si Ka Jelan sa grupo ng kabataan na binuo sa kaburan hanggang magpasya siyang sumampa sa hukbo noong Enero 2017. Narekluta siya sa Partido noon ding 2017 at nang matapos niya ang Batayang Kurso ng Partido ay sumumpa bilang ganap na kasapi ng Partido. Noong 2018 ay dumalaw siya at hindi na bumalik sa BHB. Nagtrabaho siya sa ihawan. Taong 2019 ay bumalik siya sa Pulang hukbo at pagkalipas ng ilang buwan ay nagpahinga muli dahil sa karamdaman sa baga na nakuha mula sa pagkakabod. Hindi siya agad naugnayan ng yunit tungkol sa kanyang pagbalik dahil sa pandemya. Kaya muling nagtrabaho si Ka Jelan sa Bulacan bilang pahinante sa trak at taga-tistis ng coco lumber. 'Di nagtagal ay umuwi na uli sa probinsya at noong Pebrero 2021 ay muling bumalik sa hukbo. Mula noon ay tuluy-tuloy nang kumilos.

Bilang kasama, medyo mahiyain siya sa paglahok sa mga grupong talakayan pero bumabawi naman siya sa walang kapagurang paggampan sa mga gawain mula sa pag-uuling para gamiting panggatong ng mga kasama hanggang sa paghakot ng suplay. Masipag din siya sa pangingilaw ng pang-ulam. Naitalaga rin siyang Team Leader (TL) at Vice Iskwad Lider (VIL).

Noong siya'y sibilyan pa ay nangarap din si Ka Jelan na magbuo ng pamilya ngunit hindi naging matagumpay ang kanyang pinasok na mga relasyon at nauwi din sa paghihiwalay dahil sa iba't ibang kadahilanan. Nang siya ay nasa Hukbo na, humanga siya sa isang kasamang babae at

pormal siyang nagmungkahi ng ligaw na ipinaabot naman sa kasama. Nagsimula sa tila walang pagtingin ang kasamang babae sa kanya, pero dahil sa tiyaga at kapursigihan niya pati na ang suporta ng mga kasama, naging bukas ang kasamang babae na makipagrelasyon sa kanya.

**Naging banayad subalit may malalaking pag-igpaw ang paglago ni Ka Jelan bilang rebolusyonaryo. Nagsimula siya bilang karaniwang kabataang nahubog sa burges na kultura hanggang ganap na yakapin ang rebolusyon.** Ayon sa salaysay ng isang kasamang kakolektibo ni Ka Jelan,

> *"Taong 2017 nang makilala ko si Kasamang Jelan. Halos nauna lang ako sa kanya ng dalawang araw sa pagpultaym sa Bagong Hukbong Bayan. Noong una halos hindi kami nag-uusap dahil hindi pa namin kilala ang isa't isa. Buwan ng Abril taong ding iyon ay nagkasama kami sa pormasyon at nagka-buddy sa gawain. Noon namin higit na nakilala ang bawat isa.*
>
> *Noong una ang naging paksa namin sa tuwing kami ay nagtatalakayan ay ang mga naging karanasan namin sa labas o ang buhay namin bilang sibilyan. Noong bago pa lang kami sa hukbo at burges pa ang aming pananaw, mas lamang ang burges na paksa namin tuwing kami ay magkukwentuhan.*
>
> *Pero nitong huli, napansin kong kapwa hindi na kami masaya sa mga burges na usapan. Pakiramdam namin ay boring na kapag ganoon ang aming tema. Napansin kong nagbabahagian na kami ng aming karanasan sa rebolusyon at ang aming masasayang kwentuhan ay natatapos sa mga payo kung paano kami magpapakatatag at magpapakahusay sa mga gawain.*
>
> *Naging paksa pa nga namin na kung sakaling kami ay mailipat sa ibang lugar ay lubos kaming magsisikap na magpapanibagong hubog at mas lalong magpapakahusay sa gawain.*
>
> *Ang huling talakayan namin at ang naging payo ni Ka Jelan sa akin ay laging tandaan ang mga naging sakripisyo ng lahat ng kasama – kapwa yaong buhay pa at yaong mga nagbuwis ng buhay alang -alang sa masa at sa ating pakikibaka. Iyon ang payo niyang tumagos sa aking puso at isipan. Para kay Ka Jelan, salamat kahit sa maikling panahong nagkasama-sama tayo sa isang layunin at pakikibaka ay marami ka sa aking naituro. Salamat sa iyong naging ambag sa armadong pakikibaka".*

Namartir si Ka Jelan sa isang depensibang labanan noong Marso 16, 2022 sa edad na 32.

# KASAMANG NORBEL 'KA NORIEL' FRANCISCO

Si Norbel Francisco o Ka Noriel ay nagmula sa uring maralitang magsasaka. Siya ay bunso sa sampung magkakapatid. Ipinanganak siya noong Hunyo 15, 2003 sa Barangay Dumagmang, Labo, Camarines Norte. Siya ay nakapagtapos ng ikaapat na baitang sa Dumagmang Elementary School.

Si Ka Noriel ay isa sa mga kabataang nagpasyang sumampa sa Bagong Hukbong Bayan dahil sa labis na pang-aapi at pagsasamantala sa lipunang kanyang kinagisnan. Nagsimulang mamulat si Ka Noriel sa aktwal na kalagayan ng lipunan nang sa murang edad siya ay mag-umpisa nang magtrabaho. Labinlimang taon lamang si Ka Noriel noong 2018 nang magtrabaho sa konstraksyon sa Laguna at kinalaunan ay sa Makati. Matapos ang ilang panahon ay pumunta siya sa kapatid niya na nasa Pampanga at nagtrabaho din sa sakahan doon. Bago maglockdown dahil sa pandemya, nakauwi na siya sa kaniyang lugar. Sa pagpapaupa ng lakas paggawa ay naranasan niya ang napakababang pasahod at hindi makatarungang partihan sa pagkakabod.

Ayon sa kasamang kasabay niyang magpultyam, nang inaya niya si ka Noriel na magpultyam ay naging pursigido itong sumama sa hukbo. Noong Marso 2021 ay sumanib ito sa yunit at nagdeklarang pultaym noong Hunyo 2021. Bilang Pulang mandirigma, kinakitaan siya ng kasigasigan sa mga gawain at pagiging malapit sa masa at kasama. Anumang ang mga gawain ay buhay ang kanyang inisyatiba. Walang pag-aalinlangang tumutupad sa mga atas at mataas ang pagtanggap sa mga sakripisyo at kahirapan. Bagamat bago pa lamang sa hukbo ay hindi siya kinakitaan ng pagkapagod at pagkayamot sa malalayong lakarin at mabibigat na dalahin kahit na napakalawak ng eryang kinikilusan ng kanilang yunit.

Minsang nakasabay si Ka Noriel sa yunit na magsasagawa ng taktikal na opensiba, Buong sigasig niyang ginampanan ang atas na gawain hanggang sa makabalik siya sa kanyang yunit. Nanatili ang katangian ni Ka Noriel na tahimik at seryoso pero sa mga talakayan ay masigla siyang nakikinig at nakikipag-aralan. Ayon sa kanyang mga

nakasama sa pormasyon at kolektibo, si Ka Noriel ay walang reklamo sa anumang atas sa kanya, buong sigasig na gumagampan sa gawain, mabait, palangiti, mataas ang respeto sa nakakatandang mga kasama at magalang sa pananalita. Malaki ang potensyal niya sa lahatang-panig na pagkilos at pamumuno. Isang katangian din ni Ka Noriel ang pagiging maalalahanin sa mga kasama at magulang. Espesyal na kakayahan niya ang pagiging matandain sa lugar lalo na kapag sinasabay siya sa pagsurbey. Mabilis siyang magkabisa ng mga ruta, daan at pisikal tereyn.

Si Ka Noriel ay huwaran din sa pagtanggap sa mga patakaran at disiplina ng isang Hukbo. Matatag na kasama at masusi niyang pinag-aaralan ang bawat galaw at mga napag-aaralang paksa. Pinagkukunutan niya ng noo kung paano ito masinop na susundin at isasabuhay. Nagtapos siya ng Batayang Kurso sa Partido noong Agosto 2021 at sumumpa bilang kandidatong kasapi ng Partido.

Ayon sa isang kasama, *"naaalala ko noong minsang magkatalakayan kami ni Ka Noriel, tinanong ko siya bakit mas pinili niya ang mag-NPA imbes na mag-aral at mag-enjoy sa labas tulad ng maraming kabataang kaedad niya. Ang naging tugon lang ng kasama sa akin ay ang simpleng ngiti na malalim ang ibig sabihin. Kaya ang sabi ko sa kanya, okey lang kahit hindi mo sagutin ang aking tanong. Alam ko na malinaw niyang nauunawaan sa kanyang sarili kung bakit siya nagrerebolusyon – hindi man niya bigyang-boses ito."*

**Si Ka Noriel ay nagbuwis ng buhay sa isang depensibang labanan noong Marso 16, 2022 sa edad na 19. 'Di mapapasubaliang siya ay isa sa mabubuting anak ng bayan na walang pag-aalinlangang tinanggap ang sakripispyo, kahirapan hanggang kamatayan alang-alang sa paglaya ng ating bayan.**

# FAKE NEWS ANG SINASABING LABANAN SA CAMARINES NORTE

Mariing pinabubulaanan ng NPA sa Camarines Norte ang napaulat na labanan sa bayan ng Labo noong Pebrero 11, 2023.

Walang naganap na labanan sa naturang lugar. Taliwas sa ipinamamalita ni Major General Adonis Bajao, hepe ng 9th Infantry Division ng Philippine Army.

Kasinungalingan ang sinasabi nilang engkwentro sa pagitan ng kanilang tropa at lima kataong yunit ng New People's Army noong 1:40 ng hapon sa Sityo Sapang Bato, Brgy. Canapawan, Labo. Dinagdagan pa nila ang walang katotohanang kuwento. May napaslang umanong isang NPA at nakumpiskang baril.

Sibilyan at hindi NPA ang binabalita nilang pinatay ng kanilang mga elemento. Ang biktima ng pamamaslang ay si Argie Salvador, 17 taong gulang, isang katutubong Manide na taga-Tanauan, Capalonga. Siya ay empleyado rin ng DOLE-Tupad. Naghahanap siya ng pulot (honeybee) nang pagbabarilin ng militar.

Nakikiisa ang Armando Catapia Command-NPA Camarines Norte sa panawagan ng mga kaanak ni Salvador at ng mamamayan na paimbestigahan nina Brgy. Kapitan Espiras ng Brgy. Canapawan at Mayor Jojo Francisco ng bayan ng Labo ang karumal-dumal na pamamaslang at ang pagtatakip ng militar sa kanilang krimen.

Nananawagan din ang ACC-NPA Camarines Norte sa mga mamamahayag at mga tagapagtaguyod ng karapatang tao na magsagawa ng hiwalay pang imbestigasyon at fact finding upang maibunyag sa publiko ang katotohanan at maparusahan ang mga salarin.

# YUNIT NG MILISYANG BAYAN, BINIGYAN NG PINAKAMATAAS NA PAGPUPUGAY SINA KASAMANG BENITO TIAMZON AT WILMA AUSTRIA

Isang yunit ng Milisyang Bayan (MB) sa ilalim ng Armando Catapia Command BHB-Camarines Norte ang naglunsad ng 21-gun salute bilang pagpupugay kina kasamang Benito Tiamzon at Wilma Austria. Isinabay ito sa pagdiriwang ng ika-50 anibersaryo ng National Democratic Front of the Philippines.

Sa pangunguna ng sangay ng Partido sa lokalidad at kumand ng MB, inihanda ang mga kailangan para sa parangal. Sila na rin ang naghanda ng paglulunsaran ng aktibidad maging ang pag-iimbita sa mga masa sa lugar. Nagdaos sila ng kalahating araw na pag-eensayo para sa 21-gun salute. Kasama na rin sa mga ensayo ang paghahanda ng mga kulturang pagtatanghal at iba pa.

Sa kabila ng pagiging abala sa gawaing produksyon, nilaanan ng rebolusyonaryong pwersa sa lokalidad ng panahon ang pagbibigay ng pinakamataas na pagpupugay sa mga dakilang lider at bayani ng rebolusyong Pilipino.

Sa kabuuan ay umabot nang higit dalawang oras ang naging aktibidad. Nahahati ito sa dalawang bahagi. Ang unang bahagi ay pagsasagawa



ng 21-gun salute para sa mag-asawang Tiamzon at iba pang martir ng rebolusyon at ang pagtalakay sa parangal na inilabas ng Komite Sentral ng PKP. Ang ikalawang bahagi naman ng programa ay ang pagbibigay ng mga mensahe mula sa mga rebolusyonaryong organisasyong masa at paglalatag ng mga hamon at tungkulin.

Pinatutunyan nito na ang hanay ng Milisyang Bayan sa probinsya, sa gabay ng mga sangay ng Partido sa lokalidad, ay mataas ang diwa ng paglaban at laging nakahandang tumulong sa Bagong Hukbong Bayan sa paggapi at pagdurog sa berdugong AFP-PNP-CAFGU at iba pang mga sagadsaring ahente ng reaksyonaryong rehimeng US-Marcos Jr-Duterte.

Bahagi rin ng gawain ng MB ang paglulunsad ng gawaing propaganda, pamproduksyon at pangkultura.



*mga kuhang larawan ng Milisyang Bayan sa inilunsad na pulong parangal kina Ka Benito at Wilma Tiamzon*





# KILALANIN SI KA JOMA, ANG TANGLAW NA LIWANAG NG REBOLUSYONARYONG KILUSAN SA HILAGANG CAMARINES–BIKOL

*Alam n'yo bang labing-walong buwan sa bartolina si Ka Joma?* Ito ang pambukas ng isang Pulang kumander sa trivia portion ng pulong ng isang yunit ng New People's Army sa Camarines Norte.

Sa pagpasok ng 2023, naging regular na bahagi ng pulong ng kumand ang pagbibigay ng trivia tungkol sa buhay at pakikibaka ni Ka Joma. Ginamit na sanggunian ang kanyang nakalathalang talambuhay sa akdang "Tanaw Mula sa Loob". Pinaksa ng mga kasama ang iba't ibang detalye ng buhay ni Ka Jose Maria Sison - mula sa pakikipagdebate niya sa mga opisyal ng lumang Partido Komunista ng Pilipinas, hanggang sa madilim na karanasan niya sa pagkakapiit, at maging kung ano ang paborito niyang prutas. Layunin nitong lubusang ipakilala sa mga kasama ang dakilang lider ng kasalukuyang rebolusyong Pilipino. Gayundin, upang masariwa at maipakilala ang naging mahahalagang ambag ng tagapangulong tagapagtatag ng Partido Komunista ng Pilipinas sa pagsusulong ng pambansa demokratikong rebolusyon.

Isa lamang ito sa kabuuang pagsisikap ng Armando Catapia Command-NPA Camarines Norte na muling pabweluhin sa mas mataas pang antas ang rebolusyunaryong gawain sa lalawigan. Matagumpay ding nakapaglunsad ng iba't ibang porma ng gawaing konsolidasyon sa ideolohiya sa loob ng mga yunit ng ACC-NPA Camarines Norte. Ito ay bahagi rin ng pagtugon ng mga kasama sa mga panawagan at hamon ng Partido sa ika-54 anibersaryo nito.

Kabilang sa pinag-aralan ng mga Pulang mandirigma at kadre ang Hindi Magagapi ang Demokratikong Rebolusyon sa Pilipinas. Ito ang pinakahuling pahayag na naisulat ni Ka Joma bago siya pumanaw noong Disyembre 16, 2022.

Muli ring pinag-aralan ang dokumentong Ang Mga Partikular na Katangian ng Ating Digmang Bayan (PKDB). Tinalakay ito sa sa pamamagitan ng paglalapat ng sariling karanasan ng lalawigan sa digmang bayan. Gayundin ang mga piling sulatin ni Zhue De, mga

regular at ispesyal na isyu ng Ang Bayan at ang mismong pahayag ng Partido sa ika-54 anibersaryo nito. Ang mga ito ay nagsisilbing gabay ng mga kumander at mandirigma sa kasalukuyang kalagayan ng rebolusyong Pilipino at sa mga pamamaraan kung paano ito dadalhin sa walang kaparis na antas.

Pinangunahan ng political department (Poldep) ng ACC-NPA Camarines Norte ang naturang kampanyang edukasyon. Sa pagtutulungan ng mga pampulitikang instruktor at giya, sistematikong pinadaloy sa iba't ibang pormasyon ang arawang political forum. May ispesyal ding tutok ang Poldep sa pagtuturo ng literasiya-numerasiya sa ilang elemento ng Pulang Hukbo.

Para higit na pukawin at maengganyo ang mga opisyal at mandirigma ng ACC-NPA Camarines Norte, naging tampok din ang paglulunsad ng Kapehan at Sigaw ng Bayan.

Ang **Kapehan** ay isang programang pangkultura na naglalayong ibayong konsolidahin ang isip, pananaw at paninindigan sa hanay ng mga kadre at pulang mandirigma bilang sandata sa pagsusulong ng rebolusyon. Pinaksa sa mga nagdaang sesyon ang tres-otso, tatlong demokrasya sa loob ng hukbo, makauring pagmamahalan sa loob ng kilusan at ang walang hanggang pagpapahalaga sa mga rebolusyonaryong tungkulin. Naging kapana-panabik ang Kapehan, na tinawag ding "gabi-ng-walang-tanggi", laluna para sa mga bagong sampa sa Hukbo.

Ang **Sigaw ng Bayan** ay ang programang pambalitaan sa loob ng Pulang himpilan ng ACC-NPA Camarines Norte na regular na umere sa buong buwan ng Enero 2023. Nahahati ito sa dalawang bahagi. Ang una ay ang pagbabalita ng mga reporter ng mga nakalap na balita sa radyo at kalapit na komunidad. Ang programang pambalitaan ay mayroon ding regular na ulat pangkalusugan, trivia para sa dagdag kaalaman at kulturang pagtatanghal sa anyo ng awit o tula.

Habang sa ikalawang bahagi naman ay ang editoryal na pinamagatang **Sulo sa Koprasan** kung saan sinusuri at ipinapahayag ang tindig ng rebolusyonaryong kilusan at masang api sa mga balita at isyung panlipunan. Layunin nitong masanay ang mga kasama sa



pagsasalita, pagsusuri at makapagsanay ng mga propagandista sa hanay ng magsasakang kumander at mandirigma.

Ang tagumpay ng mga inilunsad na aktibidad na ito at ang masiglang pagtugon ng mga kadre at magigiting na Pulang mandirigma ang pagpapatunay sa kapasyahan ng rebolusyonaryong kilusan sa Camarines Norte na kailanman ay hindi ito maigugupo ng sinumang rehimen. Determinado ang komite ng Partido sa probinsya na itaas ang kaalaman at pag-unawa ng mga kadre at pulang mandirigma sa mga batayang prinsipyo para pamunuan ang iba't ibang larangan ng gawain.

Muling pinatunayan ng ACC-NPA Camarines Norte na *"kung wala ang rebolusyunaryong teorya, walang rebolusyonaryong praktika at wala ni anuman ang mamamayan ng Camarines Norte".* Kaya marapat lamang na patuloy na magpursigi at magpunyagi. Magbalik-tanaw sa mga aral at kasaysayan ng Partido at kilusan sa probinsya para mabisang mapamunan ang rebolusyon hanggang sa tagumpay.

*"Ang buhay at pakikibaka ni Ka Joma ay ang kasaysayan din ng ating pinakamamahal na Partido Komunista ng Pilipinas na ngayon ay nasa ika-54 na taon na nitong paglilingkod sa interes ng sambayanang Pilipino,"* pagtatapos ng Pulang kumander sa kanyang trivia.

# CASI–GURANG: ALAMAT NG CASIGURAN

*malayang salin mula sa orihinal na wikang Bikolano*

**MGA TAUHAN:**

-AMA HAG-OT
-GAYDU
-TAUMBAYAN
-TAGAPAGSALAYSAY

## UNANG TAGPO: USAPAN NG MAG-AMA

*Makikita sa entablado ang mag-amang si AMA HAG-OT at GAYDU na parehong nakaupo sa nakabagsak na kahoy. Naghahasa ng sundang si AMA HAG-OT. Si GAYDU, malalim ang iniisip, mayroon siyang gustong sabihin sa kanyang ama. Mapapansing pinipigilan niya ang sarili. Maya-maya pa'y hindi na siya nakatiis. Naibukas pa rin niya ang nasa isip.*

**GAYDU:** Ama, kailangan na nating lumaban sa mga kastila. Hindi na natin kailangan pang magtiis sa pang-aalipusta ng mga Kastila sa pangunguna ni Kapitan Ibara.

*Madiin ang pananalita ni GAYDU.*

**AMA HAG-OT:** Ang hilaw pang buto ng Pili, kayang biakin kahit ng mapurol na sundang. Hilaw pa ang buto mo GAYDU.

**GAYDU:** Pero Ama, mamamatay tayo sa gutom. Katatapos pa lang ng bagyong Ogis. Nasira ang ating mga pananim. Kahit ang mga niyog, nabalatan dahil sa malakas na hangin. Siguradong magugutom tayo, Ama!

**AMA HAG-OT:** Ang madaling magluksa dahil sa lupa, pagluluksaan ng lupa. Kahit anong lakas ng bagyo, nandyan pa rin naman ang lupa.

**GAYDU:** Pero Ama, ni ayaw na nga tayong payagan ng gubernadorsilyo na magtrabaho sa lupa. Inuuna pa niya ang polo y servicio. Wala na tayong perang maipambabayad sa hayop na iyon para palibanin muna tayo sa sapilitang pagtrabaho.



*Napalakas ang boses ni GAYDU. Bigla siyang tumayo.*

*Nagtagis ang bagang ni AMA HAG-OT nang biglang tumayo si GAYDU. Tiningala niya ito at nagtagpo ang kanilang mga paningin. Dahan-dahang umupo muli si GAYDU. Umiling-iling si AMA HAG-OT. Makikita ang tindi ng emosyon ng dalawa.*

**AMA HAG-OT:** Kalalabas mo pa lang sa payag mo, GAYDU.

**GAYDU:** Tama ka, AMA. Pero pag-apak ko pa lamang sa labas ng payag, narinig ko na agad ang daing ng mga tao. Laganap sa lahat ng payag sa Boton. Abot hanggang kagubatan at kabukiran.

*Mahinang tugon ni GAYDU. Halos 'di marinig ng kanyang ama. Kailangan nitong ipaling nang kaunti ang tainga para marinig siya.*

**AMA HAG-OT:** Ang ibig mong sabihin, hindi ko naririnig ang daing ng mamamayan laban sa mga dayuhan, GAYDU?

*May tigas ang kanyang tinig.*

**GAYDU:** Patawarin mo ako, AMA. Hindi ganyan ang nais kong sabihin. Pero nakahasa na ang mga sundang at nakahanda na ang talim ng mga pana. Kailangang may manguna sa paglaban ng mamamayan.

**AMA HAG-OT:** Ang linsa kahit itanim mo sa matubig o tuyong lupa, malaman. Matagal bago magkalaman ang linsa pero masarap at siksik. Ang balinghoy, madaling magkalaman pero hindi ganoon kasiksik. Ang linsa nagpapanibagong-tubo sa sarili. Ang balinghoy kung hindi mo itanim uli ang sanga, hindi mabubuhay.

*Sinalat-salat ni AMA HAG-OT ang talim ng hinahasang sundang. Winisikan niya ng tubig ang hasaan at nagpatuloy nang paghahasa.*

**GAYDU:** AMA, tinuruan mo akong magtanim ng linsa. Tinuruan mo rin akong maghintay ng tamang panahon para sa paghukay. Hindi ako nagmamadali, AMA. Pero ang kura paroko, naaaligaga sa indulhensya. At para saan? Para pagandahin ang altar ng simbahan? Ang gobernadorsilyo naman? Nagkukumahog pagkatapos ng patrabaho niya sa bayan.

*Nadakma ni AMA HAG-OT ang buntung-hininga ng kanyang anak. Nakapapaso. Matagal siyang hindi nagsalita. Itinuloy lang niya ang paghahasa. Matagal na hindi nagsalita si AMA HAG-OT. Nanatiling nakaupo at nakatingin si GAYDU sa kanya.*

**AMA HAG-OT:** Saan nasusukat ang husay ng may hawak ng sundang?

**GAYDU:** Isang taga lang ang kailangan para mabiyak ang niyog.

**AMA HAG-OT:** Tatlong niyog ang kailangan mong tagain. Paano mo mabibiyak ang tatlo sa isang taga?

**GAYDU:** Gabayan ninyo po ako AMA.

*Tumayo si AMA HAG-OT. Pumasok siya sa kanyang payag. 'Di man niya sinabihan ay sumunod sa kanya si GAYDU. Isinuksok ni AMA HAG-OT sa kaluban ang kanyang hinasang itak. Inabot niya ito kay GAYDU.*

**AMA HAG-OT:** Dalawang niyog lang ang nababanggit mo GAYDU. Pero ang pagkakaalam ko ay tatlo sila. Ang gobernadorsilyo, ang kura paroko at ang anak ng enkomyenderong namamahala sa paniningil ng buwis sa merkado.

*Hinawakan ni AMA HAG-OT ang magkabilang balikat ng anak*.

**AMA HAG-OT:** Kayang utusan ni Kapitan Ibara ang hangin at makapal na alapaap.

**GAYDU:** Ang aming paghahanda sa paglusob ay hindi mapipigilan kahit makaramdam ng hangin at makatanaw ng makapal na ulap. Salamat, AMA, sa iyong paalala.

*Tumangu-tango si AMA HAG-OT sa sagot ng kanyang anak. Yumukod sa kanyang harap si Gaydu. Ipinatong ni AMA HAG-OT ang kanyang kanang kamay sa ulo ng kanyang anak. Nagtagubilin si AMA HAG-OT.*

**AMA HAG-OT:** Tipunin mo lahat ng maaaring tumangan ng sundang, lalaki at babae. Ipaliwanag mo sa kanila ang maaaring mangyari. Wala kang ililihim sa kanila. Magpunta ka doon sa iyong ina. Ipaliwanag mo ang iyong desisyon. Pagkatapos, ipatipon mo lahat ng maaaring makain. Ipadala mo sa Binwang, doon sa bundok.



**GAYDU:** Opo, AMA.

## IKALAWANG TAGPO: EKSENA NG LABANAN

**TAGAPAGSALAYSAY:** Nagtagumpay sina GAYDU sa paglusob sa kumandansiya ng mga kastila. Sinunog nila ang munisipyo, ang kumbento, ang plasa at merkado. Binitay nila ang gubernadorsilyo, ang kura paroko at ang abusadong anak ng enkomyendero. Ngunit, hindi nila kinaya ang ganting-salakay ng mga Kastilang sundalo. Mismong si Kapitan Ibarra ang nanguna sa pagsalakay. Ang lahat ng armadong tauhan sa karatig-lugar ng Dumanaog, Donsol at Bulusan ay sabay-sabay na lumusob sa Boton - ang lugar ni AMA HAG-OT.

Namatay nang lumalaban ang mga taga-Boton sa pangunguna ni GAYDU. Lahat ng lalaki at babaeng maaaring mag-armas ay lumaban hanggang sa kanilang huling hininga.

Tanging ang matatanda at mga batang iniatras sa bundok ng Binwang bago ang paglusob ng mga kastila ang siyang nakaligtas.

Pagkatapos mailibing ang mga napaslang, tinipon ni AMA HAG-OT ang mga nakatatanda.

**AMA HAG-OT:** Laging may dalawang mukha ang mga bagay at pangyayari. Sa labanan, may nananalo at natatalo. Sa kalikasan, may bagyo at kalmada. Dito sa ating lugar ngayon mayroong mga bata at matatanda. Tayo ang natira sa biglang pagkulog.

*Pinagmasdan ni AMA HAG-OT ang mukha ng mga naroroon. Lahat ng matatandang babae ay may kalong na bata o sanggol.*

**AMA HAG-OT:** Ang mga kabataang tulad ni GAYDU ay hindi na umabot sa katanghalian ng kanilang panahon. Ngunit nabubuhay pa rin sila sa pamamagitan ng mga batang naririto ngayon. Tungkulin nating turuan ang mga batang itong magalit sa mga dayuhan tulad ng poot ng kanilang mga magulang. Upang kahit na tayo ay mawala na sa piling nila, ipagpapatuloy nila ang laban.

Halos sa isang araw lang naganap ang mga nangyari sa atin ngunit katumbas na ito ng mahabang panahon. Dapat tayong magpasalamat sa ating pinagdaanan. Kahit na tayo ay tulad ng sumpak na nasa huling bahagi na ng paglipad, sisikapin pa nating lumipad sa abot nang ating makakaya. Hanggang sa naisin ng hangin na ilibing tayo pailalim sa lupa. Ipagpapatuloy natin ang laban. Ngunit hindi gaya ng paraan ng ating mga

kabataan. Hindi natin kayang labanan ang lason ng lason. Mula ngayon, magwawasiwas tayo ng sundang sa Silangan pero sa Kanluran tayo tataga.

*Pagkatapos magsalita ni AMA HAG-OT ay nabingi sa kuratong at hiyawan ang kagubatan ng Boton. Tugtog ng pagdiriwang. Hiyaw ng pagdadalamhati.*

**TAGAPAGSALAYSAY:** Mula noon, naging simbolo ng paglaban ng mamamayan mula Gibalong hanggang Bulusan ang lugar ni AMA HAG-OT. Matamang tinuruan ng mga nakatatanda ang mga nakababata. Dahan-dahan, tulad ng ulap na umaapak sa bukid ang galaw ng mga nakatatanda. Sinasabayan ito ng mabilis, tulad ng usa, na liksi ng mga bata.

Tinawag ng mga tao ang lugar na "CASI GURANG". Na ang ibig sabihin, kahit matatanda ang nakatira sa lugar na ito, patuloy silang nanindigan laban sa dayuhang mananakop. Paglipas ng panahon tinawag ang lugar na Casiguran*.

**<u>WAKAS</u>**

---

*Ang Casiguran ay isang bayan sa Sorsogon*



# LUPANG DUMAGMANG

**BERSO 1:**

*Em                                              D   Em*
*Kami'y namumuhay nang tahimik sa aming bayan*
*Em                  C                     D*
*Subali't kami'y kanilang pinagtatabuyan*
*C                                  Em*
*Lupang aming binubungkal, Lupang pinagpaguran,*
*C                    D        D7             Em D*
*Kabuhaya't kinabukasan, kanilang kinamkam*
*Em                        D           Em*
*Linason ang mga ilog, nasira ang kagubatan*
*Em                               C              D*
*karaniwang magkakabod pinagbabawalan*
*C                          Em*
*Ating karapatan ay niyuyurakan*
*C                     D       D7       Em      D*
*Nilang nagpapasasa sa likas na yaman*

**KORO 1:**

*Em                        D                 Em*
*Lupang Dumagmang, dinambong at kinamkam*
*C          D                 D7               Em*
*Sa sariling lupa tayo'y tinuring na magnanakaw*
*Em                    D                   Em*
*Dating tahimik at masaganang buhay,*
*C            D        D7        Em*
*Naging magulo, laganap kahirapan*
*C         Em              D           Em*
*Tayo ang nagpoblar sa lupang kaburan*
*C          D          D7       Em*
*Subalit tayo'y pinagkaitan ng karapatan.*

**BERSO 2:**

*Em                                        D       Em*
*Naglagay ng mersenaryong sundalo't kapulisan*
*Em                                C             D D7*
*Para dayuhang minahan ay protektahan*

Em D Em
Hatid ay panganib takot at kalupitan
C D D7 Em D
Mga taong walang kasalanan ang pinapaslang

**KORO 2:**

Em D Em
Lupang Dumagmang, dinambong at kinamkam
C D D7 Em
Sa sariling lupa tayo'y tinuring na magnanakaw
Em D Em
Dating tahimik at mapayapang buhay,
C D D7 Em
Naging magulo't napuno ng karahasan,
C Em D Em
tayo ang nagpoblar sa lupang kaburan
C D D7 Em
Subalit tayo'y pinagkaitan ng karapatan.



*dibuho ni Parts Bagani noong 2016*

**KORO 3:**

*Em D Em*
*Lupang Dumagmang, lupang kinamkam*
*C D D7 Em*
*hulimakta yabot no de dayuhan**
*C Em  D Em*
*Tayo ang nagpublar sa lupang kaburan*
*C D D7 Em*
*Karanasang ito'y kwento rin ng karamihan*
*C D D7 Em*
*Ang labang ito'y laban nating lahat*

**BRIDGE:**

*Em D Em*
*Kaya ano't hindi tayo kumilos, ano't hindi lumaban,*
*Em B7*
*Tayo ngayo'y magbangon at magkaisa,*
*F D D7 Em*
*Sa ating hanay magmumula ang lakas*
*C Em*
*Hindi aatras kahit na harangin*
*D Em*
*Dayuhang mina ay palalayasin*
*C Em*
*Lupang kinamkam ating palalayain,*
*D Em*
*Marami man ang kaaway ating dudurugin*
*C Em*
*Lupang Dumagmang, lupang pinaglaban*
*C Em*
*Paglaya'y sa ating mamamayan*
*D Em*
*Laban... Du...mag..........mang.*

---

**Ang lupang ito ay hindi sa dayuhan*

*Ang awiting ito ay mula sa organisasyon ng mga magkakabod sa Camarines Norte. Linikha ito bilang awit-protesta laban sa pangangamkam at pangwawasak ng dambuhalang operasyon sa pagmimina sa pangunguna ng Mt. Labo Exploration and Development Corporation. Ang baryo ng Dumagmang sa bayan ng Labo ay isa sa mga baryong maaapektuhan ng pagpasok ng dayuhang pagmimina.*

# PANATA

ni Ka Jun

*mula sa album ng Gintong Silahis Platung Pangkultura - Bikol*

**INTRO:** *D..A..D..A..Bm..F#m..G..A..D*

**BERSO 1:**

*D A*
*Ako'y narito para sa bayan*
*D A*
*Saan mang lugar makarating*
*D A*
*Anumang problema ang dumating*
*D A*
*Ito'y aking kakayanin*
*Bm F#m*
*Kaluguran ay aking nadarama*
*G A D*
*Sa paglilingkod sa masa*
*D A*
*Simula noong ako'y musmos pa*
*D A*
*Ito'y pangarap na 'di malimutan*
*Bm F#m*
*Sapagkat alam kong ito ang simula*
*G A D D7*
*Ng pagsisilbi sa bayan*

**KORO:**

G A D
*Tayo na, tayo na magsama-sama*
G A D
*Hukbo't masa'y magkaisa*
Bm F#M
*Sa sandaling tayo'y mahimlay na*
G A D
*Sarili'y inialay sa kalayaan*
*(Sarili'y inialay sa bayan*

**BRIDGE:**

G D
*Baya't masa'y paglingkuran*
G D
*Buhay binigyang kahulugan*
G A D

*Ang panata'y ibigin ang bayan*
G D
*Baya't masa'y paglingkuran*
G D
*Buhay binigyang kahulugan*
*Em A D B E7*
*Tupdin hanggang huli ang sinumpaan*

**ULITIN ANG KORO**



# Palaisipan

## SUDOKU

| | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| 8 | | | | | 3 | | | |
| 2 | 9 | | | 6 | 4 | 8 | | |
| 6 | 7 | | | 1 | | | | |
| | 6 | | | 7 | 1 | 3 | 9 | |
| 9 | 1 | 7 | | 8 | | 4 | 6 | |
| | 3 | 2 | | | 5 | 1 | | |
| 3 | | 6 | | | 7 | 9 | 5 | |
| | 2 | | | 3 | 8 | | | |
| | | 9 | 1 | 5 | | 2 | | 3 |

## GABAY SA PAGLALARO

Ang isang buong kahon ay nahahati sa siyam na maliliit na kahon na may numero mula 1 hanggang 9.
Hindi dapat maulit ang mga numero na 1 hanggang 9 pahalang man o patayo.
***Tingnan ang halimbawa.***

| | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| 7 | 4 | 1 | 9 | 3 | 5 | 2 | 8 | 6 |
| 9 | 2 | 5 | 1 | 6 | 8 | 3 | 7 | 4 |
| 6 | 8 | 3 | 7 | 4 | 2 | 9 | 1 | 5 |
| 3 | 1 | 2 | | 9 | 7 | 5 | 4 | 8 |
| 5 | 7 | 4 | 3 | 8 | 1 | 6 | 9 | 2 |
| 8 | 9 | 6 | 2 | 5 | 4 | 7 | 3 | 1 |
| 2 | 3 | 8 | 5 | 1 | 9 | 4 | 6 | 7 |
| 1 | 6 | 7 | 4 | 2 | 3 | 8 | 5 | 9 |
| 4 | 5 | 9 | 8 | 7 | 6 | 1 | 2 | 3 |

## BIHAG–SALITA

**HANAPIN SA KAHON ANG MGA SAGOT SA KATANUNGAN**

| | | | | | | | | | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| E | R | B | K | L | U | N | K | O | M | U | N | I | S | M | O | M | K |
| S | O | S | Y | A | L | I | S | M | O | I | H | E | G | A | W | T | I |
| W | E | A | M | H | N | L | M | R | A | B | D | K | R | R | Y | S | L |
| B | A | T | A | S | M | I | L | I | T | A | R | M | N | C | O | W | L |
| H | O | Y | S | B | W | J | O | M | A | L | S | I | S | O | N | I | E |
| U | P | M | A | R | X | T | H | Y | U | K | L | U | U | S | T | L | N |
| K | M | B | R | Y | I | D | G | U | H | Y | T | U | L | U | K | M | I |
| B | A | G | O | N | G | H | U | K | B | O | N | G | B | A | Y | A | N |
| O | O | D | E | M | O | K | R | A | S | Y | A | Y | U | B | P | O | I |
| A | B | B | N | P | I | T | T | R | E | B | O | L | U | S | Y | O | N |
| D | I | G | M | A | N | G | B | A | Y | A | N | E | M | N | G | W | A |
| L | K | K | O | T | R | E | N | K | K | N | M | R | W | E | R | T | Y |
| P | A | R | T | I | D | O | L | K | O | M | U | N | I | S | T | A | U |

1. Pinunong Tagapagtatag ng PKP
2. Pangkalahatang Kalihim ng PKP
3. Pangulo ng Komiteng Tagapagpaganap ng Komite Sentral ng PKP.
4. Pagkakaisa ng buong uring inaapi at pinagsasamantalahan upang ibagsak ang naghaharing bulok na sistema
5. Tunay na hukbo at tagapagtanggol ng masang api
6. Magnanakaw, papet, korap, diktador at pasista
7. Malagim at mapait na karanasang sinapit ng mamamayang Pilipino sa kamay ng pamilyang Marcos noong dekada ‘70
8. Lipunang makatarungan, demokratiko at malaya sa lahat ng tipo ng pang-aapi at pagsasamantala
9. Itatayong lipunan matapos ang tagumpay ng demokratikong rebolusyong bayan
10. Nagtitiyak na laging nasa tama at wastong pamumuno ang rebolusyong Pilipino hanggang sa tagumpay
11. Karapatang ipinagkait ng reaksyonaryong estado sa mamamayan
12. Tagapaglikha ng kasaysayan
13. Sumulat at lumikha ng pilosopiyang Materyalismong Diyalektiko: lahat ng bagay ay nagbabago at ang lahat ng mga ideya ay walang iba kundi ang materyal na daigdig na nasasalamin sa utak ng tao
14. Dakilang guro na naglinaw kaugnay sa teorya ng proletaryong rebolusyon at diktadura ng proletaryado sa panahon ng sosyalismo
15. Dakilang guro na naglinaw ng teorya ng nagpapatuloy na rebolusyon sa panahon ng sosyalismo
16. Marahas na paraan para baguhin ang nabubulok at naagnas na sistema ng lipunan

# Pasasalamat

Buong pusong nagpapasalamat ang pamatnugutan ng *tilamsik* sa lahat ng mga kasamang nagsikap at naglaan ng panahon upang mabuo ang ika-9 na isyung ito.

Kina Ka Berting, Ka Jona, Ka Rhea, Ka Arlan, Ka Digs, Ka Gara, Ka Jose, Ka Star, Ka Luna, Ka Rejie Guerrero, Ka Jane, Ka Jade, Ka Rona, Ka Omeng, Ka Blade, Ka Roy, Ka Martin Magtanggol, Ka Roel Villanueva, Ka Regs Pamintuan, Ka Jun, Ka Luwi Bonifacio, Ka Isa, Ka Charlene Abel at Ka Carlito Cada.

Sa mga tula nina Emman Halabaso, Jhan Merlin, Ka Selina, Gelacio Guillermo, mga dibuho nina Ka Rona, Ka Maya Daniel, Ka Parts Bagani, Ang Bayan at sa iba pang mga obra at drowing na hindi napangalanan: maraming salamat.

Hinihikayat namin ang mga Pulang mandirigma, aktibistang masa at lahat ng kaibigan ng rebolusyon na patuloy na basahin, ipalaganap ang dyornal at mag-ambag ng kanilang mga likhang-sining.

Sa paglalathala, maaaring magkaroon ng kaunting pagbabago sa pagkakaayos ng mga obra upang mas maging angkop at malinaw ang pagkakalahad nito.

Ang bawat likhang sining na nakapaloob sa dyornal ay bukas sa pagpapalaganap at panunuri.

Sa mga nais mag-ambag at makita ang mga isyu ng *tilamsik* at iba pang updates ng Armando Catapia Command, bisitahin at i-follow ang sumusunod na web site:

armandocatapia1969@gmail.com

Luwi Bonifacio

armandocatapia1969.wordpress.com

Armando Catapia

@CatapiaArm55518




# SAMPA NA SA BHB!★

